# UNANG PAG-IBIG

na sinulat ni



Valeriano Hernandez at Peña

Hango sa mga tunay na nangyari
sa aklat ng buhay.

UNANG PAGKALIMBAG

UNANG BAHAGI

Valeriano Hernandez at Peña

# KASAWIAN NG UNANG PAG-IBIG

## Mga tunay na pangyayari

UNANG PAGKALIMBAG

1915

PALIMBAGAN AT AKLATAN
NI
*Práxides Sayo Báo ni Soriano*
Rosario 225, Plaza del Conde 1008, Binnndok
at Azcarraga 552. Tundo.
MAYNILA

## BAGO TAYO MAGSIMULA...

HAWAK natin ñgayon ang isang maikling babasahín. Isang bago pang katha ng̃ matiyagang mánunulat na si G. Valeriano Hernández at Peña.

Bago tayo magpatuloy ng̃ pagbuklat sa mg̃a dahon ng̃ hawak nating aklat, bago natin pasimulang basahin ang buong palikawlikaw ng̃ buhay na pinagdaanan ng̃ mg̃a taong pinanauhin ng̃ may katha sa aklat niyang nasa kamay natin ngayon, ay ilang pang̃ung̃usap lamang ang aking ilalahad.

Kung sa bagay ay ibig ko na sanang ligtaan ang karaniwang pagpapakilala na giginagawa ng̃ ibang "prologuista" sa may. akda ng̃ aklat na *pinoprologohan*, datapuwa't magiging isang pagkukulang kung babanggitin natin ang matuling pagkakaunlad ngayon ng̃ mg̃a nobelang tagalog kung di natin

ipágpapauna ang pañgalan ñg kumatha nito.

Si G. Valeriano Hernández, sa katotohanan, ay hindi lamang isang talagang mánunulat na halos sa gawaing ito pinamutian ñg kaniyang mñga buhok, hindi lamang isang makatang may sariling kudyapi, hindi lamang isang mañgañgathang may sariling paaralan, manapa'y matatawag nating isang likas na huwaran sa pánitikang tagalog, kung ang pag-uusapa'y ang pagkatha ñg isang buhay na halos araw-araw ay nadadama natin sa bawa't hakbang ñg ating kabuhayan. Hindi kakaunting mánunulat ang humañgà at humahañgà kay Ginoong Valeriano Hernández sa bahaging ito ñg panunulat.

Si G. Valeriano Hernández, sa kaniyang pagsulat ñg mñga nobela, mulan man natin ang pagsusuri sa kaniyang *Nena at Neneng* hanggang sa lalong maliliit na kasaysayang nálalathalà sa mñga dahon ñg pahayagan, ang unaunang sa kaniya'y napapansin ay ang kaluwagan ñg pananagalog. Mñga pagsasalitang nápakagaang unawain. Mñga pañgungusap na karaniwangkaraniwan sa ating mñga salitaang pang-araw-araw. Mñga urì ñg taong halos sa lahat ñg dako ay ating nakikita. Mñga kaugaliang likas at katutubò

nḡ mḡa tagalog, maging sa loob nḡ isang palalong gusalì hanggang sa isang dampang gulagulanit. Parang nakikita natin na siya'y hindi mahilig sa pagpipili nḡ mḡa pangungusap kung siya'y sumusulat, bagkus pinababayaang malayangmalayà ang kaniyang panitik at kaisipan sa paglalarawan nḡ kaniyang ibig sulatin.

Kung totoo man na sa mḡa nobelang nasulat na nḡ manḡanḡathang ito ay hindi pa tayo nakákikita nḡ isa man lamang na naglalaman nḡ isang sadyang doktrina ó ano pa mang layunin, subali't sa mḡa katha niya'y nanḡinḡibabaw ang tunay na urì nḡ kalikasan. Ang *naturalidad* ang siyang nagbibigay ningning sa kaniyang mḡa katha, gaya baga nḡ mḡa pangyayaring wari'y hanḡong lahat sa mḡa tunay na nangyari.

Kung tayo'y nakábabasa nḡ isang katha na para bagang sa simula pa'y ibig mailugso ang isang Kuta nḡ Salapi, ang Palasyo nḡ mḡa Hariharian, ang Dakilang Templo nḡ mḡa kahalili nḡ Diyos, at punongpuno nḡ sarisaring mḡa "teoriang" hanḡo sa iba't ibang marurunong, batbat na batbat sa mḡa panḡunḡusap na isaisang pinili sa talatinḡigan, datapuwa't.., mula sa puno hanggana dulo'y wala na tayong nakikita kundi mḡa

pangyayaring wari'y *hango sa alapaap ng gunita*, halaw sa bakuran nḡ "inverosimilitud," ang nangyayari sa atin, pagkatapos na mabasa ang gayong aklat, at hindi ang pag-ani sa binhing napupunla sa loob nḡ ating binasa, kundi ang yamot sa *pobreng autor* dahil sa kalabuan nḡ mḡa panḡunḡusap at sa kagusutan nḡ mḡa pangyayaring kaniyang isinaysay.

Datapuwa't ang kasiraang ito, kailan man ay hindi natin matatagpuan sa mḡa aklat na kinatha ni G. Valeriano Hernández. Narito ang kaniyang katanḡian, katanḡiang nagbibigay puri sa kumatha nḡ NENA AT NENENG.

—

At lumipat naman tayo sa laman nḡ aklat.

Sa pahalaw na panḡunḡusap ay alamin natin ang linálaman nḡ aklat na ating hawak na pinamagatan nḡ maykatha nḡ isang *napakalamig* at *walang latoy* na pamagat: UNANG PAG-IBIG.

Sa pamagat na pamagat lamang ay mapatutuhanan na natin na si G. Valeriano Hernández nḡa, ay hindi kaibigan niyang magpili nḡ magaganda at maririkit na ipa-

mamagat sa isang aklat, pagka't marahil ay kasingkatuwiran ko rin siya sa paniniwalang: "ang iginaganda ng̃ isang babae ay wala sa ng̃alan: na sa kaniyang ugali."

Ang isang aklat na may maganda at pang̃alang nakatatawag sa pangtaya ng̃ madla, ng̃uni't ang laman ay pawang mg̃a "abó at buhang̃in, kung di man mg̃a kuto at lisa," ay katulad na katulad ng̃ isang babaeng ang pang̃alan ay Luz, halimbawa, ó kaya'y Consuelo, ó kaya'y Paz..., datapuwa't yaong una'y tadtad ng̃ bulutong, itong isa'y laging nakamung̃ot tuwing kausapin at itong huli'y walang oras na di nagtátatalak kahi't walang katalo.

Maligoy ang pagkakatáwidtawid ng̃ kabuhayahang ilinárawan ng̃ kumatha sa aklat na ito, datapuwa't sa kahabaang iyan ay iilan ang ating dapat kilalanin:

Sa bung̃ad ay náriyan si Celso. Isang binatang bagama't naging tao sa lilim ng̃ bubong ng̃ isang dampang maralita, ay nagkaroon naman ng̃ isang ugaling mayaman sa kagandahan. Isang lalaking maipalalagay nating hindi kabilang ng̃ karaniwan sa pag-ibig. Lalaki, palibhasa, kaya't may panahong pinagdidimlan din ng̃ lang̃it sa kaniyang pagbabakasakali sa pag-ibig, bagama't

may mg̃a pagkakataong nagiging isang tunay na bayani sa suliranin ng̃ pag-iibigan.

Sa likod ay naroon si Neneng. Kasingpang̃alan din ng̃ Neneng ni Narciso sa NENA AT NENENG. Nang mábasa ko ang pang̃alang ito, sa aking sarili'y nasapantaha kong ang gayong pang̃ala'y nagkaroon ng̃ malaking kináalaman marahil sa buhay ng̃ mánunulat na si G. Valeriano Hernandez at Peña, kaya't siyang pang̃alang lagì niyang nápupusuang gawing "heroina" sa kaniyang mg̃a nobela. At si Neneng sa UNANG PAG-IBIG ay isang isa ó kasing-uri rin ng̃ "Neneng" sa *Nena at Neneng.* Nagkáiba lamang sa wakas, palibhasa'y talagang gayon ang guhit marahil ng̃ kanilang kapalaran. Si Neneng doo'y naging mapalad muna, bagama't naging sawingsawi rin, datapuwa't si Neneng dito'y naging isang maselang na bulaklak na pinagsawaang lantahin ng̃ isang malikot na kamay. Ang bulo ng̃ bulaklak na di ibig pahipan sa hang̃in ay linágas sa di panahon ng̃ isang mapagsamantala... ¡Kahabaghabag...! Salamat na lamang at nagkaroon ng̃ isang Celsong alang-alang sa kaniyang puhunang pag-ibig ay siyang naging tagapagligtas ng̃ isang kaluluwang náparawal sa dagat ng̃ kabuhayan. Si Belso ang naging

timbulan ng̃ pagkasawi at si Celso ang naghatid sa kaniya sa pangpang,... datapuwa't si Celso, ang lumuluhang nakatingin lamang sa kaniyang ilinigtas, at ang mg̃a matá lamang ang pinapaning̃il ng̃ kaniyang "pautang." ¡Kaawaawang mánunubos!...

Ang nangyari kay Neneng sa aklat na ito, kung isasaalang-alang natin ang panahong ikinatupad ng pangyayaring yaon, ay isang mainam na "monumento" ng̃ kahinhinan ng̃ babaeng pilipina. Isang mainam na alaala ng̃ kahinhinang ng̃ayo'y untiunti nang nag-úulap at di malayong malunok na ng̃ laho kapag ang kasalukuyang paglusob ng̃ sibilisasyon ay hindi "napaglabanan"...

Nang panahong kasalukuyang nangyayari ang kasaysayang ito, ang ating mg̃a babae'y isang tunay na hiyas ng̃ tahanan. Mahinhing walang katulad kungdi siya lamang. Kausapin mo'y kaytamis. Paghandugan mo ng̃ pagsinta at hindi sasabihin sa iyo ng̃ pamukhaang ikaw'y walang mararating, ng̃uni't hindi sa karakaraka'y paooo sa iyo... Buwan, taón,... panahon ang binibilang bago ka magkapalad. Maggugugol ka ng̃ isip, utak, pagod, puyat.,.... bago mo mahawakan ang dulo ng̃ kaniyang daliri... At pag ipinagkatiwalang hawakan mo

ang dulo lamang ng̃ kaniyang daliri... ay makaáasa ka na, binata, na siya'y iyo, iyong-iyo, habang buhay...... ¿Ng̃uni't ng̃ayon...? ¡Sa abá mo...!

Ganiyangganiyan ang nangyari kay Neneng. Sa bahagyang pagkapahamak na kung isasalig natin sa panahong itó ay parang isàng pangyayaring karaniwan lamang, parang isang pagkaing isubo't iluwa ng̃ bala nang anác ni Eba..., ang palagay niya'y nawala na sa kaniya ang Sangtiuakpan... Ang asa niya'y nagdilim na ang lang̃it at lupa at ang lupa'y siniklotsiklot na ng̃ mg̃a daluyong ng̃ karagatan.... At ang akalà niya'y... natapos na sa kaniya ang lahat...

¿At kung ng̃ayon?... ¡Aywan!...

At sa isang dako'y naroon naman si Enchang. Si Enchang na wari'y linikha ng̃ Katalagahan upang pagkalooban ng̃ isang pag-ibig, ng̃ bugtong na pag-ibig... Si Enchang ay hindi katulad ng̃ marami. Si Enchang ay isang kaluluwang ang paniniwala'y sa iisá lamang dapat lumigaya. Siya'y umibig kay Celso, si Celso'y umibig sa kaniya, sa paniniwalà nitong siya'y linimot na ni Neneng. Talastas ni Enchang na si Celso'y may ibang "kasundo", datapuwa't siya'y may pusong nagsasabing "si

Celso ang dapat niyang ibigin." Ang kaniyang puso'y katulad ng̃ isang bulaklak na sa pagkabuko'y ang pag- ibig na agad kay Celso ang hamog na naghawi sa mg̃a talulot. Hindi niya maaring suayin ang utos ng̃ kaniyang sarili. Siya'y walang lakas na makabuhat sa kaniyang loob upang pumatung̃o sa ibang dako, palibhasa'y parang utang niya sa binatang yaon ang pagkáramdam niya ng̃ dakilang hiwagà ng̃ pagiibigan... Marahil, kung si Celso ay hindi nálikha sa ibabaw ng̃ lupà, marahil kung si Celso'y hindi naging isang binhing sumibol sa bukid ng̃ katauhan, marahil ang kaniyang puso'y nanatiling tikom sa habang panahon. Datapuwa't... ¡tadhanà ng̃ palad!... si Celso'y naging isang sanggol, lumaki't naging binatà,... tinubuan ng pag-ibig sa pusò... at sa diwà ni Enchang ay parang isang aninong napakita upang sa pusò nitong hanggang sa mg̃a sandaling yao'y natitikom pa at ailng̃awng̃aw man lamang ng̃ kamalayan sa paggiliw ay hindi pa nauulinĝigan ay sinapit ng̃ kaniyang mahiwagang bulong at ang hamig ng̃ kaniyang hamog ay siyang dahandahan, ng̃uni't taimtim na naghawi sa mg̃a nagtikom na talulot... At si Celso'y inibig ni Enchang. At si Enchang ay minahal ni

Celso. Minahal nang taos sa pusò. Inibig ng̃ higit sa kaniyang sarili... UNANG PAG-IBIG, palibhasa...

—

Narito ang mg̃a pinakapang̃ulong panauhin sa aklat na ating hawak. Tayo namang bumabasa ng̃ayon ang magbigay ng̃ ating sariling kurokurò.,.

At saka ipahintulot ninyong sabihin ko:

—"¡Tuloy... ang manunulat...!"

*Julian Cruz Balmaseda,*
Pangulo ng "Aklatang Bayan."

Dic. 7, 1915.

# I

ISANG umaga nang mg̃a unang araw ng̃ Marzo ng̃ 1877, kaarawan ng̃ isang mahalimuyak na bang̃o na anaki'y sumusuob sa kaluluwa ng̃ isang binatang nagtatalik sa kaniyang maligayang palad. Nahihibang halos sa kaniyang kaayaayang búhay na walang inihahandog sa kaniyang alaala kundi pawang tamis ng̃ mg̃a hiwaga na sa balang tibók ng̃ kaniyang puso'y nagsisipulas nang mg̃a sandaling yaon.

Nakaupong matahimik at sinasagap mandin ang masasarap na simoy na inihahatid sa kaniyang alaala ng̃ gayong maligayang buhay. Sa pagkaupong ito'y naulinğig ang isang magiliw na tawag.

—¡Celso! ¡Celso!

Biglang nagtindig na ang nakita sa pagdung̃aw ay ang kaibigang pinakamamahal sa loob.

—Tetong,—ang kasabay na bigkas,—manhik ka at tayo'y sandaling magpanayam.

—Huwag na, at ang tangka ko'y anyayahan ka lamang na makasama namin sa isang mahalagang lakad.

Natigilan si Celso na parang nagiisip at nang makapag-wari na, ay banayad na sumagot.

—Dinaramdam kong di mapairugan ang hiling mo, ñguni't sa pag-asang mahalagá sa iyo ang ating pagsasama, ay hinihiñgi kong ang araw na ito'y ipagparaya mo na sa akin, pagka't nataonang may lakad akòng hindi maipagpapaliban.

—Huwag kang mag-alaala—ang sagot ni Tetong—iginagalang ko at mahal din sa aking loob ang kailañgan mo, at kung magagamit ang aking makakaya ay maaasahan mo rin.

—Salamat, maraming salamat sa iyong magandang loob na di ñgayon lamang ipinakita sa akin.

—Hindi ako lubhang maniig,—ang pakli ñg kaibigan—at sa akin nama'y may naghihintay ñgayon. Ako'y aalis na.

—Dios ang sumama sa iyo—ang wika,—at muling naupo na inuulak sa loob ang kaligayahang parang pinauntol ñg sandaling pag-uusap.

Nang makaraan ang ilang snndali ay nagtindig, nagbihis at masayang nanaog. Halos hindi alumana ang anomang makita sa paglakad, palibhasa'y walang nanánaig sa loob kundi ang kasayahang daladala sa kaniyang puso na siyang pumatnubay hanggang sa umabot sa bahay ñg binibining si Enchang na siyang pumupuno at bumubusog sa buo niyang kaluluwa.

Nanhik na bumati ñg marapat sa isang matandang lalaki at sa lahat ñg dinatnan. Palibhasa'y napapansin ñg matanda na may ilang araw nang hindi siya napaparoon ay parang namanghang sumagot sa kaniyang pagbati.

—¡Celso! ñgayon ka lamang náligaw rito ay ilan nang araw kitang hinihintay.

—Kung nagkakataon-taon po'y hindi maiwasan ang mg̃a sanhing nakapipigil sa akin, na ang kadalasan nito'y ang maraming gagawin ko sa oficina na ang karaniwa'y inauuwi ko pa sa bahay.

—Halika, magtuloy ka, ang wika ng̃ matanda.

Sapagka't dati niyang kapanhikan ang mg̃a taong ito, ay di man pinaghirapang anyayahan, at bagaman di pa pinauupo, ay kusang nakiumpok sa mga dinatnang magkakasambahay. Hindi pa nalalaon, ay sápapasok si Enchang na parang namatyagan ang kaniyang pagdating.

Ang matamis na ng̃iti at mairog niyang sulyap ay maligayang ibinati kay Celso. Si Celso naman na walang pinakananais kundi ang tumunghay sa kaniyang maligayang mukha, ay nakaabang na sa pagtitig, kaya't pagtatama ng̃ kanilang mg̃a matá ay magkasabay manding nagpahayag kapuwa ng̃ kanikanilang damdamin sa puso.

Ang matanda naman, na dating may magandang loob kay Celso ay pagdaka'y tumawag sa anák.

—Enchang, padagdagan mo ang sinaing at si Celso ay kasalo nating mananananghali ng̃ayon.

—Abá, huwag po at agad akong aalis—ang patumpik na sabi nitong nagpapakunwaring panauhin, at kinuha ang kaniyang sambalilo.

—Huwag kang umaalis,—ang wika ng̃ matanda —at maluwat na kitang hindi nagkakasalo.

At pinilit na maagaw sa kamay ni Celso ang sambalilong hawak, samantalang si Enchang naman ay nakikipigil sa pamamagitan ng̃ mg̃a matá niyang halos nagsasalita.

¿Anó kaya ang gagawin nitong di anhin na lamang ay huwag malayo sa titig ng̃ linalang̃it niyang si Enchang? ¡Ah! sakaling di man siya pinigil, bagay na di naman mangyayari, ay libolibong paraan ang gagawin, huwag lamang mawalay sa pinakaiirog ng̃ kaniyang kaluluwa.

Malubay na napahinuhod sa matandang pumipiging at sa pumipigil na mg̃a anyo at kilos ng̃ paraluman ng̃ kaniyang mg̃a matá.

Sa boong pag-uusap-usap na naglulumabas masok si Enchang at lagi nang nagtatama ang kanilang mg̃a matá, ay nakararaan ang oras na di man halos nápapansin, kaya't napataka si Celso nang marinig̃ig ang wikang:

—Halina po kayo at nahahanda na ang pagkain, ang malambing na sabi ni Enchang sa amá at pagdaka'y tumindig naman ito at kinawit sa kamay si Celso na di maawat ang matá sa pagtanaw kay Encheng, hanggang sa magkakasama na silang nagsidulog sa pagkain.

Sa kabecera ó ulunan ng̃ dulang nakaluklok ang matanda, sa gawing kanan si Celso at sa katapat nito ó dakong kaliwa ng̃ amá ay doon naman pinaupo si Enchang. Ang ibang kasalo ay di ko na sasalaysayin at hindi na lubhang kailang̃an, gaya ng̃ dalawang nagkakatapat, na kapuwa hindi alumana halos ang pagkain, at bagaman napipipi silang dalawa sa pag-iing̃at na mahalata ng̃ matanda at ng̃ ibang kaumpok, ay wala namang nasayang na panahon sa pagpapahatirang sabi ng̃ kanilang mg̃a matang nag-uusap, na siya waring bumubusog sa kanilang dalawa.

Sa dikawasa'y napuna ng̃ matanda na si Celso ay tila naiiba sa dati, kaya't ang wika'y *bakit hindi ka kumaing mabuti tila ka naman bagong nakikisalo sa amin.*

—Hindi po, sa akin po'y huwag kayong magalaala at kayo nama'y ibinibilang kong tunay ring magulang.

—Gayon pala'y bakit hindi manding palagay ang loob mo at waring may kinatitigilan ang iyong isip.

—Wala pong anoman yaon, at ang pagkain ko rito'y paris din ng̃ pagkain ko sa aking sariling bahay.

Sa mg̃a salitang ito'y kung may matalas na kaharap ay dapat mapansin sa mukha ni Enchang na mayroon siyang ipinang̃ang̃anib sa loob.

Natapos ang pagkain at nagpasukan ang lahat, datapuwa't tila nagtiyap ang dalawa ng̃ pagpapaiwan sa kusina bagaman ito'y hindi pinag-usapan, at nang sila na lamang ang naroroon ay lihim na dinukot ni Valeng ang dala niyang sulat, tinakpan ng̃ isang pingan at nagsalitang halos nang̃ang̃atal ang dila.

—Enchaug, ito po lamang ang araw na magpapatotoo ng̃ unti-unting ipinahahayag sa iyo ng̃ aking mg̃a mata.

—¿Na ano?—ang tanong ni Enchang.

—Matatanto mo na ang kapupupunan ng̃ aking sinabi sa sulat kong tinakpan ng̃ pingan.

At itinuro ang pinaglagyan niya, at saka muling nang̃usap.

—Ang sulat na yaon ang pinaglamnan ko ng̃

boong damdamin ng̃ puso ¿hindi kaya maging sawi sa iginagalang kong kalooban mo?

—Hindi, sa tuwing hindi sinsay sa katuwiran.

—At kung gayon pala'y inaakala mong magkukulang ako sa iyo? Huwag, at ikaw ang pinaglalaanan ko ng̃ boong pamimitagan at ng̃ aking katapatang loob.

—Salamat kung siya mong mapatotohanan.

—Paniwalaan mo Enchang, at liban sa iyo'y wala akong pamimintuhuan sa buhay na ito.

Si Enchang na dumiring̃ig ng̃ matamis na pang̃ung̃usap ni Celso, ay waring nagulol sa kaniyang dibdib ang pinagdaratnang mg̃a damdamin na lao't-laong daladala sa puso, na bagaman hindi ipinahayag ay ipinakikilala na nang una't una pa ng̃ kaniyang mg̃a matáng sinasalamin ni Celso.

—Ako'y papasok na at nang hindi sila maghinala ng̃ anoman sa atin, ang sabi ni Celso.

—Oo.

—¿Kukunin mo ba ang sulat?

—Oo.

—Ing̃atan mo lamang sa makatatanto.

—Huwag kang mag'alaala.

At tinung̃o ang itinurong pinaglagyan, at si Celso nama'y nagtuloy nang pumasok, at nakiumpok sa tanang nang̃a sa bahay.

Pagkakuha ni Enchang ng̃ sulat at nang mabasa ang sobre, ay lihim na isinilid sa kamison at nagwalang bahalang pumasok naman.

Nang makaraan ang ilang sandali ay napaalam si Celso sa matanda at sa lahat, na inihatid hanggang sa malayo ng̃ magiliw na titig ni Enchang.

Umuwi si Celso sa kaniyang bahay na nalilipos ang puso ng̃ gaiak na sa kanya'y madalás itapon ng̃ mg̃a matang gumigiliw ni Enchang, at ang matamis na pagtanggap ng̃ kaniyang sulat na di man lamang nagpakita ng̃ bahagyan pagtanggi ay pawang nagpapahayag sa kaniya ng̃ kapalarang hihintin na anaki'y nababanaagang hindi malalao't aawitin ng̃ dalawa nilang puso.

Si Enchang naman, nang di na siya matanaw ay agad pumasok sa silid, dinukot sa kamisón ang sulat, binuksang marahan, nagpakabuting naupo at mahinahong binasa; ang ganito natititic:

*Enchang:*

*Ipagpatawad mo ang sandaling pagtunghay sa aba at maralitang sulat nitong kailan ma'y sumasayapak na iyong alipin.*

*Iniingatan sana at di ibig abalahin ang mga mata mo, datapuwa't ibinibilang kong kataksilan ang pagkakanlong nitong sa iyo'y nasa kong ipahayag, at sa pagiingat na ako'y magkulang sa katapatang loob, ay napatuloy ngayon at isinasamo hanggang sa mga bakas mo na ipatawad sa akin ang ganitong pagtatapat sakaling dahil sa kakulangang palad ko'y ariin mong isang kapangahasan.*

*Sa anoman ang marapatin mong ihatol, ay itinatalaga ang puso, at liban sa sandaling ito'y walang ibang magpapaliwanag sa aking*

*magiging hangga kundi ang hailanma'y igagalang kong iyong kalooban.*

*Hindi ngayon lamang pinipintuho ka sa sarili, at sukat na ang isang gunita sa parang tinutunghaug iyong larawan, na makapukaw ng buo kong pagkatao, at makapuno sa aking kalolowa ng di masayod na kaligayahan, datapuwa'i samantalang pinagiisahan ang ganitong loob, at pinapagkakasiya ang mga mata na ang kadalasa'y di ko maipangahas na ititig, ay inaaring isang paglilihim at ipagkukulang sa tapat kong tungkol kung sa iyo'y hindi palaring ipahayag.*

*Inuulit ko nga, na ikaw ang pinopoon ng boo kong katauhan, at dahilan dito'y hindi malilisang tungkol ang ganitong pagtatapat; nguni't ¿ano kaya ang pagdoroonan mo sa palad? ¿ano kaya ang mamagalingin mong ihatol sa akin? ¿aawitin kaya ng aking puso ang matamis na buhay sa iyong masanghayang piling ó itatangis hanggang sa libingan ang saliwang palad? ¡ah! sa maging anoman ang iyong ipasiya ay naganapan ko na ang sa iyo'y tapat kong katungkulan.*

*Ang sumasayapak na iyong alipin.*

*CELSO.*

o

o o

Natapus ang pagbasa nḡ boong katuwan, ipinasok sa sobre, muling itinago at nátatanḡang tila wari'y nawawalang loob.

Mapamayamaya'y dinukot na naman, binasang muli at ang nagagalak na sinabi sa sarili: ¡si Celso! ¡si Celso! si Celso ang unang bulaklak nḡ aking alaala ¿ano kayang kapalaran at ang malaon nang mamamasdang ko sa kaniyang mḡa kilos ay naging isang katotohanan nḡayon? ¿tunay kaya ang kaniyang mḡa ipinahayag sa sulat na ito?—¡oh ito'y katunayan! at madalas na pinapanunungaw sa kaniyang mḡa matá ang katotohanan nḡ isang dalisay na pag-ibig; hindi miminsan kong námasdan ang wari'y naaalangalang at di maipanḡahas na kaniyang pag-titig sa akin, datapuwa't ano kaya ang marapat kong gawin? ¿hindi kaya malalaban sa kalagayan ko ang pagdaka'y ipahayag sa kaniya ang aking kalooban?—hindi, hindi, at siya ang unang bulaklak nḡ aking mḡa pagwawari na paglalaanan nḡ mahahalagang damdamin nḡ aking puso. Ibinilang na tungkol ang magtatapat sa akin nḡ kaniyang pag-ibig, tungkol ko rin ang huwag maglihim at siya na lamang ang dapat makabatid nḡ bala kong kalooban, nḡuni't ¿kailan kaya siya muling mápaparito? ¿matatagalan kaya? ¡oh hindi, hlndi magkakagayon at napapansin kong malaking bagay ako sa kaniya.

At saka nagtindig at marahang lumakad sa loob nḡ bahay, na punong-puno ang loob nḡ pagasa sa itinitik na katotohanan nḡ sulat ni Celso.

Sa ganitong anyo nang pagkawili sa pagbubulaybulay nḡ matatamis niyang hinagap, ay isang

gunita mandin ang pagdaka'y umiwa s kaniyang kaluluwa.

Naupong muli, kinuha ang sulat at binasa na naman, ng̃uni't di pa natatapos, ay nagsalitang mag-isa:

—¡Magdaraya!... Ang sulat na ito'y isang pain lamang sa akin, ito'y pawang kabulaanan, marawal na adhika, ¡ah! námali ang aking pagkákilala; hindi ako ang mahal niya sa loob, bindi, hindi, at ang nasa niya'y ibulid ako sa parayang mg̃a hibo, ¡magdaraya!...

Biglang nagtindig, nápabuntonghininga, at muling nang̃usap sa sarili: paririto rin siya at sa hang̃ad man lamang na maliho ako sa bulaang pag-ibig, saka kami mag-uusap; ipakikilala ko ang kaniyang katampalasanan ng̃ pagsulat sa akin.

Ang sulat na nasa kamay ay pinagkusotkusot at biglang itinapon sa tapat ng̃ kaniyang durung̃awan, samantalang noo'y unti-unting linalangkom ng araw ang kaniyang liwanag at ikinukubli sa paanan ng̃ malalaking bundok na kaniyang pagpapahing̃ahan

Ang ating binibini na agad napasupil sa kagalitan ay inabot ng̃ gabi sa kaniyang silid na parang binabaka ang loob ng̃ sarisaring hinagap, hanggang sa mahinay na nanaog na may daláng ilaw at talagang kukuning muli ang sulat na itinapon, datapuwa't nainip din sa paghahanáp bago niya natagpuang punongpuno ng̃ putik at kung sino ang nakatuntong.

Magiliw na dinampot at pagpanhik sa bahay ay matiyagang lininis na halos nagugulumihanan

sa pagsisisi na kung bakit siya nálulong sa gayong kagalitan.

Nang matapos, ay untiunting idinarang sa bága at masusing itinago sa kailaliman ng̃ kaniyang mg̃a damít.

Hapo, haponghapo ang loob sa pagsalakay ng̃ gayong pinagdaanang pagng̃ing̃itng̃it at ang puso nama'y parang pinarurusahan ng̃ isang mapait na pagsisisi na siyang nagpatamlay sa kaniya at bahagya nang nakakain ng̃ hapunan.

Ang kaniyang dating ugali na mahabang pagpapalipas ng̃ oras bago matulog ay hindi na nagawa, pagdaka'y naglatag ng̃ banig at sumandal sa dalawang unan, kaya't nápansin ng̃ kaniyang amá ang gayong nababagong kilos ng̃ anák at nang di makatiis ay linapitan at tinanong.

—Bakit, Enchang, ¿tila may dinaramkam ka? —at tinutop sa noo, hinipo ang pisng̃i kaya't nang masalat na basangbasa ng̃ luha ay muling tumanong:

—Bakit ka umiiyak?

—Hindi po, at tila ako'y may sipong mabigat kaya pati mata ko'y nagluluha at di ako makakaing mabuti.

—Ah walang anoman iyan, pag-ing̃atan mo lamang ang pagkabasa.

—At iniwan na ang anák sa di napapawing pagbubulaybulay.

Magdamag halos na pipihitpihit at di mákatulog at ang madalas na umiiwa sa puso ay ang pinakamalaki sa kaniyang mg̃a damdamin hanggang sa nasabi sa loob:

—Si Neneng ay wala rito at maluwat nang hindi

umúuwi, ¿ano kaya ang loob niya ngayon kay Celso? nagsusulatan kaya sila?, ito'y aking lilininğin, at walang salang di ko mababatid ang kanilang kalagayan.

Nang mayari sa loob ang ganitong balak, ay sandaling nátiwasay at untiunting nakatulog hanggang sa payapang kinabukasan.

Tahimik na namulat ang mğa matá na walang taglay sa puso kundi ang tinatangkang gawin, at nang málamig pa ang araw ay napaalam sa amá, at sinabing dadalaw kay Etrang na kaniyang pinsan.

—Bakit ka mananaog—ang wika ng̃ amá,—ay masama sa iyo ang init ng̃ araw?

—Caya nğa po ako maagang paroroon ay nang huwag akong abutin ng̃ init eh.

Sa pagpupumilit nitong napaaalam, na wari baga'y walang makapipigil sa kaniya at kung mapigil man ay gagawa rin marahil ng̃ mğa paraan upang makaalis, ay napahinuhod ang amá at siya'y tinulutang manaog, sa ilalim ng̃ tipang magbabalik agad.

Nalis at tinunğo ang makapagpapaliwanag sa kaniya ng̃ pagkalagay ni Neneng at kung ano ang loob nito kay Celso na nakagúgulo sa kaniyang alaala.

# II

DUMATING si Enchang sa bahay ng̃ pinakaiirog niyang pinsan at sa kasabikan nito ay dagling kinamaya't ipinasok sa loob, at nang nakaupo na sila'y agad napansin ng̃ dinatnan ang tila matamlay na loob nitong bagong dating, kaya't ang tanong sa kanya:

—Tila may nábabago kang dala sa loob Enchang? at ipinakikilala ng̃ mukha mong malungkot.

—Wala, Etrang, at ako'y dinaanan lamang ng̃ hindi pagkakatulog kagabi.

—¿Bakit?

—Walang anoman, at iya'y nangyayari sa marami.

—¿Maysakit ka ba?

—Wala, ng̃uni't... at parang hinabol ang paghing̃a.

—¿Ano ang nangyayari sa iyo? Matay ko nang pansinin ay tila may malaking bagay na dinaramdam ka sa sarili: ¿nákagalitan ka ba ng̃ tatang?

—Hindi.

—¿Ay bakit malungkot ka?

—Ewan.

—May malaking sanhi, at sa aki'y di mo ibig ipahayag.

—Etrang, kaya ako naparito sa iyo'y nang mamakapag-usap tayong matahimik.

—¿Tungkol sa ano?

—Dahil kay...

At nápatigil na namang wari'y nag-aalang̃ang magsalita.

—¿Nag-aalaala ka ba sa akin at tila ka natitilihang palagi?—ang tanong ni Etrang.

—Hindi. Sa iyo'y wala akong tangkang ipaglihim at ang ikinatitigil ko'y ang nakagugulong hinagap. Tunay ang sabi mo na may malaking bagay na dala ako sa loob, at siyang nakapuyat kagabi sa akin.

—¿Anong hinagap?

—¡Ay!... hindi na yata mapapawi sa aking loob hanggang hindi ako maliwanagan.

—¿Sa anó?

—Sagutin mo muna kung maiing̃atan mo ang aking lihim, at sasalaysayin ko sa iyo ang boong nangyari.

—¿At nag-aalinlang̃an ka ba sa akin?

—Hindi.

—Ay bakit ibig mo pang talastasin ang dating batid mong tapat kong pakikisama?

—¡Ay! katimbang ng̃ buhay ang lihim na ito.

—Sabihin mo, at kung makakayanan ko ang tumulong ay pakaasahan ang lubos kong pagdamay.

Dumaan ang ilang sandali sa ikinapiping pag papahayag at halos di mapang̃ahasang bukhin sa bibig ang mahalagang bagay, na dala sa loob. Ng̃uni't sa kapipilit nitong naguusisa at sa mapang-aliw na pang̃ung̃usap ay narahuyong magsalita palibhasa'y

malaki ang hangad na matanto niya ang di ikapayapang hinagap sa loob, at parang palagay na palagay sa pagtatanong.

—May napapansin ka ba kay Celso tungkol sa akin?

—¡Ah! iya'y hindi ngayon lamang, at may iba pa manding nakáhahalata bukod sa akin.

—¿At sino pa? sabihin mong lahat.

—Noon pang huling pag-uwi rito ni Neneng ay binanggit sa aming pag-uusap na nararamdaman niyang nagpapahatiran kayo ng mahahalagang mga sulyap, hindi lamang niya tinutukoy ngunit sinasapantahang may malaking kahulugan.

—¿At kung gayo'y naghihinala sa amin?

—Oo, at maluwat na, hindi ko lamang masabi kung nábanggit na niya kay Celso ang bagay na iyan.

—Sa aki'y walang anoman,—ang pakli ni Enchang,—na banggitin at dili man, at ¿ano naman ang aking ipangangamba, ay hindi pa man sila...

—¿Hindi pa ano?

—Sakaling may pinag-isahan silang loob, ay wala naman akong kadahilanan at si Celso man naman sa kaniya.

—¿At iyan bagá ang hinagap na ikinalulungkot mo?—ang tanong ni Etrang na may kahalong biro.

—Dapat kong talastasin ang kanilang kalagayan.

—¿At bakit?

—Pagka't ang nápapansin mo kay Celso, ay naging isang katunayan at kahapon ay ipinahayag ng koong pag-irog sa kaniyang sulat na ti-

nanggap ko, at nang nabubuo sa aking puso ang pag-asa, ay biglang umiwa sa loob ang dating alam na kanilang pagkakasundo, at náwika kong pain lamang ang sulat na yaon na siyang kinababalutan ng̃ isang malihim na pagdaraya.

—Iya'y hindi mo mahahalagahang bigla ng̃ayon—ang tugon ni Etrang—at kinakailang̃ang tarukíng mabuti, ng̃uni't huwag kang magpapahalata sa kanila.

—Ang ibig kong matanto sa iyo, ay kung nagsusulatan silang dalawa bagama't malaon nang hindi nauuwi rito si Neneng ¿natatalastas mo ba ang bagay na iyan?

—Hindi ko alam ang pagsusulatan nila, ang nabalitaang ko lamang, ay di pa nalalaong nagpapabilin sa kaniya si Neneng.

—¿Na ano?—ang tanong ni Enchang na parang naiba ang mukha.

—Kinukumusta ang kaniyang kalagayan, at sa pagka't hindi raw siya máuuwi, ay inaantay sa pista sa Nabutas.

Isang tudla mandin ang biglang tumarak sa puso ni Enchang, ng̃uni't ikinanlong ng̃ timpi at pinag-ing̃atang mapansin sa kaniya bagama't hindi magkasundo ang loob, at saka nagsalita.

—Ako ang bahala, at mapaparoon din si Celso sa bahay.

—¿At ano ang gagawin mo?

—Ipakikilala ko ang kaniyang masamang nasa sa akin,—ang tugon ni Enchang.

—Huwag kang magpahalata, bayaan mo at

untiunting umilag sa inyong pagkikilala, nguni't sa mababait na paraan.

—¡Phse, mabait na paraan! dapat ba siyang magpahayag sa akin, ay nakatali pa pala ang kaniyang loob kay Neneng.

—Abá, bata ka pa nga, talagang gayon ang lalake; ang bagay na itó'y dapat mong matanto at nang hindi ka laging námamangha; ikaw ang mag-ingat sa pagpapaubaya ng loob, na sa iyo ang ikapuputol ng kaniyang nasa kailan ma't di mo siya inaaring marapat.

—¡Marapat! Ikaw rin ang may sabing hinihintay siya sa Nabutas ni Neneng ¿ano pang karapatan ang sasabihin mo?

—Anong mayroon sa iyo ng hintayin siya at paroon man,—ang tugon ni Etrang na parang tinatarok ang loob ng pinsan.

—¿Anong mayroon sa akin? ¡oh!... yao'y malaking bagay.

—Kung malaking bagay sa iyo ay na sa iyo rin.

—¿Ang ano?

—Huwag mong paparoonin.

—¿At bakit?—na napangiti sa biro ni Etrang —¿ako ba'y makapaghahari sa kaniya?

—Oo, kailan ma't minamahalaga ka sa loob, ay ikaw ang susundin.

—¡Ay! hindi,—ang malungkot na pakli ni Enchang,—hindi, hindi ako ang mahal sa loob, ako ang kaniyang ibig paglibangan, ako ang ibig ibu-

lusok sa bang̃in ng̃ may lasong paraya, ¡tampalasan! at iyan pa ang maigaganti sa matamis na pakikisama ng̃ tatang sa kanya, ¡tampalasan!.

—Anong katampalasanan ang ginawa sa iyo?

—¿At di katampalasanan ang hang̃ad niyang ako'y dayain?

—Anong daya, ¿napalulong na bagá ang iyong loob sa kaniya, at may ipinagkulang na ba sa iyo?

—Ikaw pala naman ang kaayon niya, at ano mang sabihin ko'y siya ang binibigyan mong katuwiran ah.

—Hindi,—ang tugon ni Etrang,—at bakit ako sa kaniya aayon, ang loob mo ang siya kong binabagayan.

—¿Ang loob ko? at ¿ano ang loob ko?

—Ang loob mo'y nasasaktan.—ang aglahi ng̃ pinsan.

—¿Sa ano?

—Sa paghihintay ni Neneng sa kaniya.

—¿At bakit? siya ba'y... paroon siya at hindi ay walang anoman sa akin.

—Huwag kang maglihim at siyang nang̃ang̃aninag sa dibdib mo na aking nababasa kang̃ina pa-

Nagbuntonghining̃a si Enchang, at parang lalong lumaki ang katotohanang dinaramdam sa loob, at ang wika:

—¿Bakit kaya ako nagkaganito?

—¿Ano ba ang nangyarri sa iyo?

—Wala, at sinabayan ng̃ tindig, napaalam kay Etrang at anomang pigil ay hindi pinakingan, ng̃uni't napahinuhod sa bilin nito, na huwag siyang

makikipagniig nang pakikipag-usap kay Celso at pinakikiramdamang palagi upang matarok ang tunay na lalim ng̃ kaniyang pag-ibig.

Umalis si Enchang at nang dumating sa kaniyang bahay, ay malungkot na malungkot na di nagkaroon ng̃ munti mang katahimikan sa sarili.

Pagdaka'y nanahi na siya lamang ipinagpaparaan sa maghapong parang ilinilibang sa loob na di magkasundo.

# III

SA maghapong pananahi nḡ ating binibini na di magkasundo ang loob, ay parang isang linggo ang dumaan sa kaniya sa kainipan nḡ paghihintay na mágabi, at bagaman manakanakang bumubunggo sa loob ang inaasahang pagkakáusap nila ni Gelso, ay di rin mapawi sa alaala ang lalong nagpabigat nḡ kaniyang damdam sa mapait na balitang tinanggap.

Naupo sa malapit sa kaniyang durunḡawan na pinagbubulaybulay sa isip ang mḡa bagay na lalong nakalulungkot sa kaniya, at ang wika sa sarili, "ang una kong pagibig ay siyang nagdulot nḡ kaunaunahang pighati sa aking buhay."

At nagbuntonghininḡa, kasunod nḡ wari'y alinḡawnḡaw na tila may tumatawag.

Tumindig at napatunḡo sa may hagdanan at ang kumukutog sa loob ay baka si Celso ang naroon

Pagsunḡaw na niya'y agad nakilala itong pagdaka'y bumating:

—¡Enchang! ¿kumusta ka?

—¡Ay!—ang kasunod na tugon, kaya't napagilalas ang bagong dating na di mapagkuro ang kadahilanan.

—Manhik ka,—ang malungkot na sabi.

Ang ating panauhin naman, sa di hinihintay na pangyayari, ay matamlay na nagtuloy, at ang bumabaka sa loob ay ang gunitang minasama ang kaniyang sulat, at nang nasa itaas na'y natitigilang tila nawawalang diwa, na agad namang napansin ng̃ ating binibini.

—Magtuloy ka,—ang wika,—ng̃uni't hindi gaya ng̃ dating katamisan ng̃ sa kaniya'y pagtanggap.

Ang namamaang na panauhin, ay nagpatuloy ng̃ pagpasok na bahagya na pinaupo at parang hindi lubhang alumana.

Sa pagdaramdam ni Celso sa nakikitang anyo ay ibig nang magpaalam, ng̃uni't sa pagkaupo niya'y sálalapit itong minimithing mákausap, na pagdaka'y naupo naman sa katapat na luklukan.

Si Celso na natitilihan ay di kumikibo, at ang pagwawari sa kaniyang sarili ay ang nábabagong kilos ng̃ dinatnan, anopa't nagkakaharap silang kapuwa natátang̃a sa kanikanilang tinataglay sa loob.

Si Enchang ay di nakatagál at siyang unang tumanong ng̃ ganitong pang̃ung̃usap:

—¿Saan ka nanggaling?

—Sa bahay,—ang sagot na tila matamlay ni Celso.

—Marami ka yatang gagawin sa bahay at ginagabi ka sa paglakad.

—Hindi at may sinulat akong isang kailang̃an kaya hindi nakapanaog agad.

—¡Ah! siguro ng̃ang kailang̃an ang sinulat mo.

—¿At bakit, may napapansin ka bang dapat sulating kailangan, at agad mo nang nasabi?

Hindi sumagot si Enchang at ang lumaki na naman sa loob ay ang pabilin ng̃ naghihintay sa Nabutas na siyang nagsusurot sa kaniyang isip ng̃ isang masaklap na katotohanan, hanggang sa napilitang magsalita:

—¿Bakit nag-abala ka pang naparito ay may mg̃a kailang̃an ka pala?

—Hindi kaabalahan sa akin ito, at sa harap mo'y nabubusog ang boo kong katauhan.

—Salamat at nakabubusog pala sa katauhan mo ang di pinaglalaanan ng̃ mahahalagang bagay.

—Malupit na hinala ang pinaglagyan mo sa akin.

—¿Hinala?

—Oo, at kailan ma'y mahalaga ka sa aking loob,

—Iya'y madaling sabihin.

—Ito ang laman ng̃ aking puso.

—Masusuwatan ka sa katotohanan.

—Tatanghalin mo rin sa kapanahunan.

—¿Ang ano?

—Ang sa iyo'y katapatang kong loob.

—Iyan ang sinasabi mo sa iyong sulat, ng̃uni't...

—At nabasa mo na ba?

—Oo, at minamagaling ko pa ang dinulutan mo ako ng̃ kamatayan.

—Sawingpalad ang akin.

—Hindi at sa iyo'y may nagmamahal pa.

—¿Sino?

—Ang iyong ipinaglilihim at mahal mo rin naman.

—Sa iyo'y wala akong dapat ipaglihim at wala nang mamahaling iba.

—Iya'y pagdaraya?

—¡Pagdaraya! ¿kan̄gino?

—Sa aki't sa kaniya,—ang huling tugon ni Enchang at sinabayang bigla ng̃ tindig na parang dinaig ng̃ malaking pagdaramdam.

Hindi natin dapat ipagtaka, mg̃a bumabasang irog na lumaki sa puso ni Enchang ang pagdaramdam na ito, pagka't si Celso ay malaon nang mahal sa kaniyang loob na di lamang napapansin nito, kaya't sa kaniyang puso'y ito ang unang pagibig, na gaya ng̃ natatalastas natin sa kaniyang sinasabi na si Celso ang unang bulaklak ng̃ kaniyang mg̃a pagwawari, datapuwa't si Celso naman ay nalululong na sa una niyang giniliw na di napapansin ang malaking pagibig sa kaniya ni Enchang at di naman nahahalata nito ang malihim na pagkakasundo nila ni Neneng kundi nang malayo na ang nalalakaran ng̃ dalawa, n̄guni't si Enchang ay di nagiiba ng̃ loob, kaya't sa mg̃a unang sandali nang pagtanggap ng̃ sulat ni Celso ay malaki ang tinamong katuwaan at inaasahang magaganap ang malaon nang tinataglay sa puso, at may katuwiran n̄gang siyasating mabuti kung ano ang kalagayan nila ni Neneng pagka't malaon nang hindi nauuwi at di sila nagkikita.

Naaalaala marahil ng̃ mg̃a irog kong bumabasa na biglang nagtindig si Enchang sa paguusap nila ni Celso at ito'y nagiisang naiwan sa

pagkaupo at pinagbabalak naman ang may matuwid na pagdaramdam ni Enchang hanggang sa muling lumapit ito na punongpuno ng̃ sama na loob at ang tanong:

—¿Hindi ka ba makikipista sa Nabutas?

Napang̃iti si Celso na di nakakibo at ang winika sa sarili "nababalitaan yata ang bilin ni Neneng sa akin" at dahil sa di niya pagsagot ay muling nagsalita si Enchang.

—Tila nakapipi sa iyo ang pista sa Nebutas.

—Hindi,—ang sagot ni Celso,—at namamangha ako sa di hinihintay na tanong mo, bukod dito'y malayo pa mandin ang pistang iyan.

—Malayo pa ng̃a ang pista, at dahil doo'y ipinalalagay kong parang isang taon sa iyo ang paghihintay.

—Bakit naman, sa akala mo ba'y napakalaki ang hilig ko sa mg̃a pistahan.

—Hindi, ng̃uni't kailang̃an mo ang paroon,—ang tugon ni Enchang.

—Ako'y walang kailang̃an.

—May naghihintay sa iyo.

—¿Sa akin?

—Oo, at batid kong di mo mapababayaang hindi dalawin,—ang tugong ni Enchang na punongpuno ng̃ sukal ng̃ loob.

—¿Sino?—ang tanong ni Celso.

—Huwag kang maglihim.

—Ikaw lamang ang dapat kong pagtapatan.

Napatid ang paguusap at siyang pagdating ng̃ amá ni Enchang. na pagkakita na kay Celso ay inurirat na nang inurirat palibhasa'y malaki ang

kaniyang giliw at di naman nahahalata ang pailalim na pagibig nito.

Bagaman malaki ang pagdaramdam ni Celso at gayon din naman si Enchang sa pagkaputol ng̃ kanilang pag-uusap ay walang ipangyaring magkasalitaan pang muli, hanggang sa nang mainip itong ating panauhin ay napaalam sa matanda at sukat nang naisalin̄git ni Enchang ang wikang "magbalik ka bukas."

# IV

KUNG hindi man lubhang minagaling ni Enchang ang pagdating ng̃ amá na siyang ikinaputol ng̃ kanilang pag-uusap ay untiunting nasasayahan ang loob, at kinukuro sa sariling baka naman walang katotohanan ang gayong balita at kung may katotohanan man ay napapansin niya sa mg̃a anyo ni Celso na tila malamig na sa loob ang dating pagkikilala nila ni Neneng, ayon sa kaniyang mg̃a pang̃ung̃usap.

Palibhasa'y bulag na bulag ang kaniyang puso sa pagibig, at ang matatamis na pahayag ni Celso ay parang naghahatid sa kaniyang loob ng̃ di maulatang katuwaan at pagasang siya na ng̃a lamang ang pinaglalaanan ng̃ lalong dalisay na paggiliw ay natulog na tahimik na walang bumubusog sa puso kundi ang kanilang maligayang paguusap hanggang sa dumating ang payapang kinabukasan.

Maghapong nanahi ng̃ baro niyang kinakabitan ng̃ trensillas, at lalong napupukaw ang towa sa loob sa pagmamalas ng̃ dibuhong ipininta roon ng̃ kinalulugdang kamay ni Celso na siyang laging hinihili niya sa mg̃a dibuhong kaniyang ginagamit na siyang pinagbuhatan ng̃ kanilang mg̃a pagkikilala-

Dumating ang gabi na nag-uulol ang tuwa at inaasahan ang muling pagkikita nila ni Celso dahil sa bilin niyang magbalik.

Si Celso naman na talagang nasasabik sa kanilang paguusap, ay halos naiinip sa pagdating ng hapon upang muling sumagap ng masasamyong simoy na inihahatid sa kaniyang puso ng masanghayang piling niyaong langit ng kaniyang pag-asa.

Ang maligayang hapon, ang gintogintong kulay ng langit sa paghihimakas ng sinag ng araw na anaki'y nagsisipagdulot sa kaniyang kaluluwa ng di maulatang tuwa ay siyang pumatnugot sa nágagayak niyang pagdalaw sa pinipintuho ng kaniyang pagibig.

Mapamayamaya'y nagbihis, nanaog na tinungo ang kaipala'y naiinip na sa kaniyang pagdating, at malayo pa'y natanawan na sa durungawan yaong paraluman ng kaniyang mga matá. Pagkalapit niya'y magiliw na binigkas ang "manhik ka Celso," at ito'y agad namang nagpatuloy.

Sa mga oras na yao'y wala na ang matanda na may ugaling pagkatapos ng *Ave Maria* ay nakikipaglibang sa mga sugalan, na siya na lamang ipinagpaparaan ng panahon sa kaniyang naghihimakas na buhay sa mundo.

Nang mapanhik na ang ating panauhin ay pinapasok agad at pinaupo sa nahahandang luklukan at matahimik na nagusap ang dalawa.

Sa kanilang paguusap ng madlang bagaybagay, ay lubhang minabigat ni Celso na di matutuhan halos ang isasagot ng ungkating muli ni Enchang ang naputol na salitaan nila.

—Kung ako ang dapat mong pggtapatan, na gaya ng̃ huling sagot mo sa akin kagabi, ay ¿bakit inililihim ang nagagayak mong pakikipista sa Nabutas?.

—Hindi ako gamagayak,—ang sagot ni Celso.

—At kung gayon pala'y hindi mo bibigyang halaga ang paghihintay sa iyo?

—¡Ang paghihintay!... ¿nino?

—¡Ay Celso! Hindi ko matagpuan sa iyo ang hinahanap na katahimikan.

—¿Bakit?—ang tanong ni Celso.

—Pagka't bahagya ma'y wala kang pagtatapat sa akin.

—Namamali ka ng̃ pagkakilala.

—¡Ay! hindi, hindi at kailan ma'y iyan ang natatanaw ko sa iyo, at paniwalaan mong kung hindi ka malaki sa aking loob, ay dapat kong ikahiya ang ganitong pagsisiyasat.

—Hindi Enchang,—ang pakli ni Celso—at ikaw ang binibigyan kong, kapangyarihan sa boong buhay ko, wala kang dapat alalahanin sa akin.

—Oo, wala ng̃a, at sa kapang̃ahasan ko'y walang ibang tinutubo kundi ang maragdagang lagi ang pagkakilala sa iyong bulaang pagtatapat.

—¡Bulaan! ¿at anong narapatan mo sa akin?

Hindi kumikibo si Enchang na parang pinalilipas ang dinaramdam na pagkakanlong sa kaniya ng̃ isang lihim na katotohanan, hanggang sa muling tumanong si Celso.

—¿Ano ang narapatan mong paglilihim ko?

—Ang di na malilimutang pabilin sa iyo.

—¿Nino?

—Ipagpatawad mo ang aking pagtatapat, at gawa ng̃ sa iyo'y palagay kong loob. Si Neneng, si Neneng na pinahihigit mo sa lahat ng̃ bagay na hindi gaya ng̃ mg̃a dayang pagibig na sa aki'y binabalot mo ng̃ may hibong pagsasalita.

—¡Ah si Neneng!

—Oo, si Neneng, iyang sa aki'y may mahigit na palad.

—Huwag kang maghinuha, Enchang, at nápakatulin ang iyong mg̃a hinagap. Oo, at tumanggap ako ng̃ kaniyang bilin at pagaanyayang makipista, ng̃uni't wala akong gayak na paroon.

—¿Wala kang gayak?

—Wala, at siya kong isinulat sa kaniya kaya ako naantala kagabi; na sinabi ko na ng̃a sa iyong ginawa ko muna bago ako naparito.

—¡Ah! ang labis mong panahon sa kaniya ay siya na lamang para sa akin.

—Hindi, Enchang, at sinamantala ko lamang ang pagalis ng̃ makapagdadala ng̃ sulat sa kaniya.

—Maipagtatapat mo ba sa akin ang sinabi mo sa sulat na yaon?—ang tanong ni Enchang.

—Oo, at tanto mo na ng̃ang ikaw na lamang ang dapat makaalam nang buo kong loob. Sinabi ko sa sulat na wala akong panahong makarating doon, pinasalamatan ang kaniyang pakamusta sa akin, at kinumusta ko naman silang lahat, at pagkatapus ay ipinadala ko na.

—Maikli pala naman, tinatakhan ko lamang na ginabi ka dahil doon,—ang pasaring ni Enchang na naghihinalang may iba pang lalong mahalagang bagay sa sulat na di lamang ipinahayag

sa kaniya; gayon ma'y tinimpi sa loob, at di na kumibo.

—Si Celso naman sa pagasang lubos na naniwala sa kaniya, ay tumanong kay Enchang:

—¿Naghihinala ka pa sa aking katapatang loob sa iyo?

—Ang panahon ang siyang magpapahayag, at sa aki'y huwag mo nang siyasatin ang bagay na iyan.

Sa pagkakawilihan nila ng̃ paguusap ng̃ sarisaring bagay na parang hindi alumana ang pagtakbo ng̃ oras ay tumugtog ang á las nueve na kapuwa nila kinapootan at tila waring nagmadali sa pagtugtog.

Napaalam si Celso, at ng̃ nasa hagdanan na'y ang pahabol na tanong ng̃ maiiwan:

—¿Kailan ka paririto uli?

—Bukas,—at nagpatuloy sa paglakad.

# V

NANG kinabukasan ng̃ gabi ay muling napaároon si Celso sa bahay ni Enchang at tinupad ang kaniyang pang̃ako. Sa kanilang mg̃a paguusap na kapuwa naliligayahan ang kanilang mg̃a loob, ay untiunting nálalapit sa tinutung̃ong hangga at habang lumalakad ang araw ay nararagdagan naman ang sa isa't-isang pagkawili sa pamamagitan ng̃ nagsisilagong binhi ng̃ kani-kanilang halamang pagibig na sa kanilang gunita'y ipinupukaw niyang parang nakikitang banaag na walang ibang tumatabing kundi ang maninipis na ulap na anaki'y di na malalao't mapapawi upang lubos na tanghalin ng̃ dalawang puso ang kanilang minimithing liwanag.

Samantalang patuloy ang dalawa sa walang gatol na tumpahin, ay tapunan natin ng̃ munting panahon ang sulat na ipinadala sa Nabutas na pagkatanggay ni Neneng, ay bagama't nalulugod sa kaniyang sarili ay tila mandin isang agamagam ang gumigiit sa alaala na anaki'y may nalalamán sa sulat na yaong sukat niyang ipagdamdam.

Binuksan ng̃ boong giliw kahi't binabaka ang sarili ng̃ gayong gunita at mahinahong binasa:

*...........5 Marzo 1877.*

*Aliw niyaring buhay:*

*Natanto ko sa boong galak ang matamis mong pakumusta na halos tinatakhang magmula sa iyong loob, gayon din ang mahigpit na pag-aanyayang ako'y makarating diyan sa araw ng pista; at bagaman ngayo'y may matuwid akong ipagdamdam ang untiunting paglayo ng dati mong paggiliw, ay hinahangad sanang marating ka kahi't hindi nagbilin, nguni't walang ipangyari, haya hindi ako nangangako.*

*Una sa bilin mong tinanggap ko, ay inihatid sa akin ng pagkakataon ang isang balitang tatakhan mo marahil na sa aki'y makasapit, palibhasa'y ikinakanlong ng dapat kong purihing iyong pagtitimpi, datapuwa't talastasin mong walang pagkakabula yaong karaniwang sabi na: "walang lihim na di nahahayag, at..."*

*Sa kalakhan ng aking pagasa sa katapatan mong loob na kailan ma'y di ko mahahalagahan, ay hindi nabuyong agad sa paniniwala at ang winika sa sarili ay may kahulugan ang panahon mong inaksaya natin; nguni't sa pagpapatibay ng maaasahan ko rin namang hindi magkukulang sa katotohanan, ay naaakit manding, ang balitang yao'y ipagdamdam ng aking sarili,*

*balitang sumusunog halos sa kailan ma'y hindi nagkulang sa iyo na tapat kong puso.*

*Sa ano man ito, ay sukat na sa akin ang sa iyo'y naipahayag, yamang kung pinapawi mo man ang dapat pahalagahang panahong dumaan sa atin, ay hindi nagiiba sa aking loob at kailan ma'y dapat kong panghinayangan.*

*Hanggang dito't tanggapin mo naman ang magiliw na kumusta nitong kailan ma'y nagmamahal sa iyo.*

*CELSO.*

Natapos sa pagngingitngit ang pagbasa ng sulat na ito, at ang gumigiyagis sa kaniyang puso ay isang damdaming bagong linikha ng mga tahitahing kataksilan at ang winika sa sarili: "sarisaring paraan ang ginagawang pagsira sa akin," at biglang humilig sa kináuupan.

Malungkot na di magkasundo sa hinagap ang inaakalang gawin.

Walang katahimikan sa kaniyang pagkalagay, at noon di'y ibig halos lumipad sa pag-uwi, kaya't nang dumating ang kaniyang inainahan ay napansing may bakas luha ang mga matá, na di napigilan ang pagsisiyasat.

—¿Bakit ka malungkot?

—Nahahabag ako sa aking sariling buhay,— ang tugon ni Neneng.

—¿At may umaapi ba sa iyo?

—Wala po.

—¿Ay anong ipinagdadalamhati mo?

—Ang kawalan kong palad.

Sa mausig na pagsisiyasat nḡ inainahan ni Neneng na ito'y lalo namang lumalaki ang pagnḡinḡitnḡit sa loob, ay napilitang magsalita.

—Talastas ko po ang inyong pagmamahal sa akin, nḡuni't hindi ninyo iniisip na may mḡa huling mangyayari na makasisira sa kalagayan ko.

—¿At bakit? ¿ano na naman ang pinanggalinḡan nḡ salitang iyan?

—Ito nḡa po, na dahil sa inyo'y nahaharap ako sa mḡa panḡanib, at kung di kayo ay hindi dapat lumala ang pagpanhik dito niyang ipinipilit ninyong aking ibigin, ay tunay na wala akong loob na nagagawi sa kaniya.

—¿At ano kung pumanhik dito?

—Sa inyo po'y walang anoman, samantalang ako ang nasisiraan.

—¿Nasisiraan ka? napakalaki naman ang iyong panḡinḡilag.

—Nagaalaala po akong sa ibang araw ay hanapin sa akin ang katapat na kaniyang mḡa pagod, na wala namang mararating.

—¡Ah! walang mararating, at di ka na makatatalikod sa di ko ibig magunitang minamahal mo.

—Hindi na nḡa po, at si Celso na lamang ang dapat magtamó sa akin hanggang kamatayan.

—Oo, hanggang kamatayan—ang nagnḡanḡalit na pagtuya nḡ inainahan ni Neneng, at ibig siyang pagbuhatan nḡ kamay, kaya't ang sagot nito:

—Ang buhay ko man po ay maaaring kunin ninyo, nḡuni't huwag ninyong ipilit ang di ko malalanḡap. Iya'y di ko maiibig at may pinagla-

laanan na ako ng̃ boo kong katauhan. at di ng̃ayon lamang ipinatanto sa inyo.

Sa galit ng̃ inainahan sa mg̃a sagot sa kaniya, ay di nagtahan ng̃ tinalaktalak, bagama't si Neneng ay di na kumibo at ang sinabi sa sarili: "pakasal ka kung ikaw ang umiibig at kayong dalawa ang magsama."

Sa katatakap ng̃ inainahan na di nag-aalaala sa kahiyahiya, ay muntik nang abutan ng̃ isang napatataong tumatawag. na pagdaka'y dinung̃aw at pagkakita niya'y masayang pinapanhik at tinanggap ng̃ boong giliw, samantalang si Neneng naman ay marahang napatutung̃o sa silid na ang ibinubulong: "narito na naman itong hindi marunong makiramdam" at ang inuulit-ulit sa sarili ay "pakasal kayong dalawa."

Nang náuupo na itong bagong dating na walang humaharap sa kaniya kundi ang nagkakandarapang matanda, ay pinapansin naman yata na kailan ma'y di na siya pinakiharapan ni Neneng ay parang nabigla ng̃ tanong:

—¿Tila po may sakít na naman si aling Neneng?

—Aywan ko ba, nasa silid yata,—ang tugon ng̃ matanda:

At tinawag ang pamangkin na di naman sumagot at nagtulugtulugan na parang isinusurot sa kaniyang alaala ang sulat ni Celso, na bagong tinanggap. Nagugunita niya ang pagdaramdam na doo'y itinitik, ng̃uni't ipinang̃ang̃ako ng̃ kaniyang sarili na kailanma'y hindi siya magkukulang sa pinaglagakan ng̃ kaniyang pag-ibig at noon di'y nayari sa loob ang siya'y uuwi na di maliliban

upang maipakilala ang walang katunayang balita sa minamahal niyang katulad ng̃ buhay.

Sa di pagsagot ni Neneng sa pagtawag ng̃ kaniyang inainahan ay sinapantaha nitong siya'y natutulog, at gayon ng̃a ang sinabi sa kausap na nagbubumabad doong walang mararating, hanggang sa natuluyang nákatulog naman ang nagmumukmok sa silid na ayaw makiharap, kaya't di namamalayan nang umalis yaon kailan ma'y di kinalulugdang panauhin.

Nang kinábukasan, ay magiliw na kinausap ng̃ kaniyang inainahan at ang iniuukilkil na mapilit ay ang ikaaákay ng̃ loob sa pagibig sa kaniyang pinagkakandarapaang lalaki, na si Neneng nama'y walang ibang ipinakikilala kundi ang loob niyang hindi matitinag sukdang ikamatay, at ang wakas na sinabi sa kaniyang inainahan ay "uuwi na ako kung pinagsasawaan sa inyong piling" at noon di'y iginayak ang lahat ng̃ damit, bagay na lalong ikinapoot sa kaniya, at ang wika:

—Ah, at aalis ka.

—Opo, at ibig ninyong dumali ang aking buhay rito.

—Huwag kang makaalis at pipilayan kita. Isilid mo uli ng̃ayon din sa aparador ang mg̃a damit na iyan at siya kong náaalaman.

Kahit padabóg ay sumunod si Neneng at ang nasaloob niya'y kailan ma't magkakapanahon ay lihim siyang magtataanan.

# VI

SI NENENG, isang gabi na ang lañgit ay nahihiyasan ng maniningning na bituin na ipinatatanghal sa boong sangsinukob ang nagaagawang dilag na kanikanilang taglay at mahihinhing itinatapon sa lupa upang maipakilala sa lalong nadidimlang isip ang kadakilaan ng sa kanila'y lumalang; gabing matahimik sa mga halaman na di man lamang natitinag ang kanilang mga dahong nagsisipagpahinga; nguni't ang masasarap na simoy ng hangin, na sa mga ibang gabi ay dating nagsisipamupog sa mga garing niyang pisngi, ay anaki'y nagsisipagtanim na noon at minsan ma'y di siya pinairugang aliwin sa gayong pagpipighati.

Nag-iisang nakaupo at walang inuulak sa loob kundi ang kaniyang kalagayan sa ipinakikitang bangis ng sa kaniya'y nagaampong inainahan; ay naaalaala ang may matuwid na pagdaramdam ni Celso; pinaninimdim na marumhan ang kalinisan ng kaniyang pagibig, subali't dahilan sa inainahan niya'y pagiisipan ng mahalay niyaong lagi nang ipinipilit sa kaniyang puso, anopa't ang mga damdaming ito'y pawang umiinis at siyang nagpapabukal ng mapapait niyang luha.

Sa ganitong kalagayan, ay siyang paglabas ng

kaniyang inainahan, at nang makitang siya'y umiiyak ay daluhong na linapita't ang gahasang sinabi:

—¡Ah, umiiyak ka at nasansala ang gayak mong paglayas! at kung di kita inabutan ¿saan ka naroon ngayon? ¡walang turing! at ¿iyan pa ang igaganti mo sa aking pagpapalayaw sa iyo?

—Kinikilala ko po kayo, at ang pagmamahal ninyo'y aking itinuturing, nguni't itulot ninyong ako'y umuwi.

—¿Uuwi ka at ano? Nang doon kayo magkaniig na mabuti; *anda* ¡walang loob! Hindi ka na nahiya kamunti man, at kung may loob ka'y hindi mo ako tatalilisan at sukat.

—Mangyari po'y nag-aalaala ako.

—¿Ano ang inaalaala mo?

—Ano po ang aalalahanin ko nitong pinawiwili ninyo ng̃ pinawiwili ng̃ pagparito iyang hindi matatanggap kailan man ng̃ aking loob.

—¡Ah, hangal!—ang tugon ng̃ matanda,—at ¿ano ang iniaayaw mo? Ibig mo pa ba ang lagi kang tumagaktagak sa kahirapan, ay sa doon ka maluluwagan.

—Ako po ay nindi makaiibig sa pilak.

—¿At ano ang hinahanap mo, ang mahirapan ka?

—Ako po'y sanay na sa hirap; kung magiginhawahan lamang ang aking katawan at matutuyo naman ang aking dugo, ay mabuti na ang magsunong ng̃ bakol at mabuhay sa sariling pagod.

—Abá, hindi ka pala marunong mag-alaala ng̃ sa panahong darating; kung may pagkabuhay ang maging asawa mo ay bukod sa may kanawanawa

kang gagamitin sa iyong mg̃a kailang̃an, ay may maaasahang iiwan sa inyong magiging anák,

—Kung ako po'y magkakaanak ay di ko imumulat sa layaw, at iyan ang pinanggagaling̃an ng̃ maraming pagsama.

—¿At bakit? Sinasabi ko bang gising̃in mo sa layaw, ang sinasabi ko sa iyo'y huwag nang magsipagtiis ng̃ mabibigat na pamumuhay.

—Ang hindi po matutong magpagod sa kaniyang ikabubuhay ay walang matataho sa mundong ito at ang karaniwan pa'y nagsisilabas na masasama palibhasa'y sukat na sa kanila ang salapi, at ang salaping iya'y siya pang magtuturo ng̃ kapalaluan.

Napahalakhak ang inainahan ni Neneng at inaring kaululan ang mg̃a sagot sa kaniya, at ang winika:

—Palibhasa'y wala ka pang sapát na isip, kaya ka nagkakaganiyan, at ¿alin ang ibig mo sa gumaholgahol ka sa iyong pamumuhay at sa mahiga't magbang̃on, ay may agad-agad na dukutin?

—Hindi po sa salapi natatagpuan ang katahimikan ng̃ tao.

Sa hindi rin malamuyot ng̃ inainahan, ay tumigil ng̃ kasasalita, ng̃uni't may pag-asa siyang sa ibang araw ay mahihikayat din, at di nagunitang walang iniisip si Neneng kundi ang paraang gagawin upang makapagtaanan, palibhasa'y parang sumúsunog sa kaniyang puso ang masakim na hilig ng̃ kaniyang inainahan.

o

o o

Upang maliwanagan ang mg̃a irog na bumabasa, ay igawi natin ang munting panahon sa pag-

sasalaysay ng̃ nauukol sa pagiging inainahan ni Neneng niyaong sa kaniya'y nagkukupkop, upang kanilang makilala, na minagaling kong ipahayag sa ganitong paraan.

Si Neneng, ay anak ng̃ mg̃a taong litaw at may mg̃a puri sa bayang kanilang kinamulatan, at bagaman sila'y mahirap ay magaang dumaraan sa panahon at may mga kabaitang inimpok na nagpaparang̃al sa kanilang pagkalagay.

Musmos pa si Neneng, ay naulila na sa ama. Sa kalakhan ng̃ guiliw sa kaniya ng̃ isa niyang ale ay pinagmithiang kunin at ang nasa'y sa piling niya mámulat, kaya't ipinakiusap sa ina na siya na ang mag-aalaga at tuturuang maghanap ng̃ kaniyang ikabubuhay, at nang kung lumaki ay huwag ng̃umapang̃apang makiugali sa panahon. Pumayag ang ina sa gayong mg̃a pakiusap, palibhasa'y nais din namang mamulat ang kaniyang anak sa magandang hilig, at ang isa pa'y ang pinakamamahal niya sa lahat ng̃ hinipag, ang bukod sa talagang kinawiwilihan ng̃ bata, ay siyang nagpupumilit na kumuha at magpalaki.

Nang na sa ale na, ay iniuwi sa Nabutas at sa kaniyang piling lumaki at doon na ng̃a inabot ng̃ panahon ng̃ kadalagahan.

Ang labing anim na taong gulang ni Neneng, na kung sa mg̃a bulaklak, ay bagong sumagap ng̃ malamig na hamog sa madaling araw, ay siyang bumubusog sa kaniyang mura at batang pagninilay niyaong di maulatang ligaya na parang malikmatang ipinapain ng̃ mundo upang masakupan ng̃ kaniyang nagkalat na hibo.

Isang araw ay iniuwi ng̃ ale sa tunay nilang bayan upang idalaw sa ina.

Si Neneng, palibhasa'y na sa kasikatan ng̃ kaniyang matamis na panahon, na ipinakikilala ng̃ sariwangsariwa at mamulamulang kulay na nagpapang̃agaw sa maputing balat, ay lalong nagpapaningning sa kaniyang maliwanag na mukha ang anaki'y mg̃a burok na dalawang pisng̃i at mg̃a matang nagpapahayag ng̃ mahinhing ugali, ano pa't kung di man lubos ang kaniyang̃ kagandahan ay nagsisipanung̃aw sa mairog na anyo ang kalinisan ng̃ kaniyang kaluluwa.

Sa pag-uwing ito, ay napaladpalarang mákita ng̃ kulang palad na si Celso, at mula na noo'y nagkakilala ang kanilang dalawang puso na kapuwa bagong inangkin ng̃ kanikanilang matamis na panahon ng̃ kabataan.

Ito ang unang pag-ibig̃ ni Celso at kay Neneng nama'y unang pakikipagkilala ng̃ loob, unang bulaklak ng̃ kanilang mg̃a pagwawari at unang pagaalay sa mayamang altar ni Cupido ng̃ masasamyong suob na nagsisipulas sa kanilang mg̃a puso.

Yamang natanto na ng̃ mg̃a irog kong nagsisibasa kung sino at kung paano ang pagiging inainahan ng̃ matandang nagkupkop kay Neneng, at gayon din naman ang pagkadalaga nito at ang naging sanhi ng̃ pagkauwi nila sa sariling bayan, na walang ibang tung̃o kundi ang idalaw sa kaniyang tunay na ina, ay tukuyin nating sandali ang munting panahong pagkatira nila roon at ang pagkakakilala ng̃ dalawa.

## VII

SA sinundang kapítulo ay binanggit nating kulang palad si Celso, hindi dahil sa walang kabuluhan ang kaniyang unang pagibig, kundi ang naging wakas nito, na di pa natin dapat matalastas ñgayon.

Palibhasa'y nag-aalab sa puso ni Celso ang maniñgas na pagibig ay walang dumaang sandali, na di inihanap ñg paraang maipahayag ang adhikang yaon, at ang minagaling ay gumamit ñg isang sulat na pagdaka'y ipinadala sa pamamagitan ñg isang binibining tapat na kaibigan ni Neneng at pinsan nila kapuwa.

Sa pagbibigay ñg sulat na ito ay waring namamangha si Neneng at malaking pagkaumid ang ipinatanaw sa pinsan, bagama't lalong namula ang kaniyang mukha na parang may pinagdatnang nangyayari sa kaniyang loob, at ang tanong sa pinsan.

—¿Bakit kaya't ikaw pa ang pinapagdala ñg sulat?

—Hindi malayong may malaking pag-asa siya na maiiñgatang ko ang inyong lihim—ang tugon ni Memang na nagdala, kaya't sa aglahing ito'y kinurot ni Neneng si Mameng at ang malambing na tugon:

—Kami pala'y may lihim na.

—Abá, at hindi ba dapat ninyong mahalin kapuwa sa inyong loob ang bagay na iyan.

—Oo, tunay ng̃a. lalonglalo na sa kaka ko na ito'y hindi dapat pamalayan.

—At kung mamalayan man, ay ano ang kasiraan noon, kapuwa naman kayo walang kadahilanan.

—Mabuti rin ang huwag na nilang maalaman ng̃ayon, at nang huwag namang maputol na bigla ang dating pinariparito ni Celso, at alam mo na ng̃a ang ugali ng̃ kaka ko.

—¿At bakit? sino siyang makapag-aalis,—ang pakli ni Memang.

—Kung sa bagay—ang tugon ni Neneng,—kailanma't kaloob ko, ay wala silang katuwirang makasansala.

Sa matagal na paguusap ng̃ dalawa, ay siyang pagdating ng̃ kapatid ni Neneng, kaya't agad nitong itinago ang sulat at nagkunwaring ibang bagay ang kanilang pinag-uusapan.

Hindi natagalan at napaalam si Memang, at si Neneng nama'y walang pagkasiyahan sa loob ng̃ pagmamadaling matanto niya ang sulat, at nang magkapanahon ay malihim na binasa ang ganito:

NENENG:

Sa unang sandali ng̃ aking pagtunghay
sa dilag mong badha niyaong kalang̃itan,
ang kaluluwa ko'y inangkin mong tunay
at walang hinagap na di pawang ikaw.

Noon pa'y inaring buhay ko'y mapalad
sa mundo't sukat na ang isa mong suliap,
upang yaring puso'y payapang tumanggap
ng̃ pag-asang akin ang sangmaliwanag.

Ano pa't sa loob ay ikaw na lamang
ang pinakalaki sa lahat ng̃ bagay,
at sa galak ng̃ayon ng̃ sariling buhay
matamis na kahi't dustang kamatayan.

Hindi ko makuro kung ano ang dahil
at ikaw ang tang̃ing sumásapanimdim,
at ibinilang kang parang isang anghel
na magtatadhana ng̃ aking daratnin.

Sa dahilang ito ay inihahandog
sa yapak mo yaring pusong umiirog,
tangapin mo kahit aba man sa loob
at siya kong kayang sa iyo'y idulot.

At kung mangyayaring sa iyo'y ialay
ang lahat ng̃ tuwa sa sangsinukuban,
ginawa ko disi't nang mapatunayang
liban na sa iyo ang dapat igalang

Hanggang dito ako at sa balang pasya
ng̃ loob mo'y doon ako umaasa,
sawi man ang pusong handog kong nakaya'y
malakhin mo't langkap yaring kalolowa.

CELSO.

Natapos ang pagbasa ng̃ sulat na ito, na anaki'y may nararamdaman siyang nababago sa tibok ng̃ kaniyang puso, na bagaman maminsanminsang ibig iwaksi, ay siyang nananaig at parang sinasalab ng̃ marubdob niyang kabataan.

Palibhasa'y nagkakalapit ang bahay ng̃ dalawang bagong magkakilala, ay lubhang madalás ang paglipat ni Celso na di naman alumana ng̃ madlang kasangbahay, at kung sakaling di man sila laging nagkakausap, ay nagiging taga pagpahiwatig ang mg̃a matang halos magpahayag ng̃ kanikanilang inimpok sa loob, ng̃uni't hindi sukat ito at upang lalong mabusog ang laging nasasabik nilang mg̃a puso, ay kapuwa nagsisihanap ng̃ mg̃a paraang ipagkakalapit at nang masarili ang kani lang paguusap.

# VIII

ISA sa mĝa araw nĝ pagdalaw ni Celso na lubos na lubos ang pagasa nĝ lahat na walang anoman ang pagbubumabad halos sa bahay ni Neneng, ay nataontaong wala roon ang kaniyang kapatid na lalaki na siya lamang lubos na pinakaiinĝatan, ay hindi masayod sabihin ang tinamong ligaya nĝ kaniiang mĝa puso sa lubhang malaya at matiwasay na pagkakaniig, palibhasa'y walang anomang agamagam sa gayong matamis na paguusap.

Nakaupo ang ating binibini na walang ibang kinawiwilihang gawin kundi ang maliliit na hitso na pinakapipitispitis na pinaliliit nĝ parang garing niyang mĝa daliri at anaki'y may pinaglalaanang lalong mahal sa kaniyang loob.

Si Celso na na sa piling niya at nagpapakabusogbusog namang sumagap nĝ maalindog na kaligayahan, ay umaglahing tumanong:

—Sino ba ang hinahandaan mo niyang maririkit na hitso?

Napanĝiti si Neneng nĝ boong katamisan at kasabay na itinitig kay Celso ang parang balanĝaw niyang mĝa matá na anaki'y nagdudulot nĝ

isang di masayod na pagmamahal, at saka nagsalita:

—Ang mahal sa aking loob ay siya kong pinaglalaanan ng lahat kong pinaghihirapan.

—¿At nahihirapan ka pala sa minamahal mo?

—Hindi, at ang ibig kong sabihin ay siya kong pinaglalaanan ng̃ aking mg̃a pagpapagod.

—¿Sino ba ang minamahal mo? ¿mangyayari bang ipagtapat mo sa akin?

—Batid mo na, kaya hindi ko kailang̃ang sabihin pa sa iyo.

—Ako'y walang mapaniniwalaan kundi ikaw lamang.

—¿Tunay kaya?

—Oo, at liban sa iyo'y wala na akong pakaiibigin sa buhay na ito, at di gaya niyang may pinaglalaanan ka pa pala ng̃ hitsong !yan kaya mo pinakaririkit.

—Oo. at may pinaglalaanan ng̃a ako,—ang malambing na sagot ni Neneng.

—¿Sino kayang mapalad ang magtatamasa niyang mas rap na likha ng̃ maalindog mong kamay?

—Bakit kaya't pinakasisiyasat mo sa akin; at patuloy na binalot sa murang dahon ng̃ saging na masusing binurdahan at maayos na ikinatnig ng̃ isang palito upang huwag sumabog.

Si Celso na nagpakunwang nagdamdam sa kaniyang sagot, ay parang nalulumbay na nagsalita:

—Cung wala akong katuwirang magusisa sa iyo ay ipatawad mo ang aking kapang̃ahasan.

—Oo, pinatatawad kita,—kasabay na iniabot ang hitso na napapang̃iti ng̃ lihim.

—¿At sino ang pagbibigyang ko?—ang tanong ni Celso.

—Ang minamahal ng̃ aking loob.

—Hindi ko kilala ang minamahal mo.

Ang panyong hawak ni Neneng ay sabay na ipinukol sa nagmamaangmaang̃ang kausap na ang halos ipinakikilala ay *walang iba kundi ikaw.*

Kinuha ni Celso ang panyong ipinukol sa kaniya na doon din pinakayamang binalot ang nang̃ababastang hitso at saka pinapagsawang pinupog ng̃ magiliw niyang halik, na ito'y minamasdan ni Neneng ng̃ boong kaluguran at ang tanong sa kaniya.

—¿Iyan kaya'y pagmamahal?

—Sukat na ang ito'y nagmula sa tapat mong loob upang maging mahalaga ka sa akin.

—Salamat at sa aglahi ma'y nasasabi mo rin-

—¿Aglahi? kailan ma'y ikaw na lamang ang pagtatapatan ko.

—Mahirap ang masinung̃aling̃an.

—Tang̃i kung ikaw ang siyang magkulang sa akin.

—At wala ka palang tiwala,—ang malungkot na sabi ni Neneng.

—Hindi wala,—ang tugon ni Celso—at yao'y dahil sa kalakhan ng̃ aking pagirog sa iyo kaya malaki naman ang paninimdim ko, at ang pagkukulang mo'y aariing kong isang kamatayan.

—Huwag kang manimdim at sarili mo ang aking puso.

—¿Sa ano?—ang tanong ni Celso.

—Sa lahat nḡ bagay, at wala nang magtatamong iba.

—¡Oh! mapalad na buhay ang akin, kung iya'y siyang mangyayari.

—Oo, at ginigiliw kita sa boo kong katauhan—ang sagot ni Neneng.

—Kung ginigiliw mo ako ay itulot mong hanapin ko ang katotohanan.

—Sukat na ang tapat kong panḡunḡusap.

—Oo, at minamahalaga ko naman, nḡuni't di mo maialis na hanḡaring kong makita sa iyo.

—Huwag at hindi ito ang laan kong panahon.

—¿At kailan?

—Kung itulot nḡ lanḡit.

—At kung gayo'y hindi mo sarili ang iyong loob, at kailanma'y di ko naman masasarili at di gaya nḡ sinabi mong ako na lamang ang dapat maghawak.

—Oo, ikaw ang pinaglalaanan ko,—ang tugon ni Neneng,—datapuwa't talastasin mong may lanḡit na tumutunghay sa ating mḡa kilos.

—Yao'y hindi lihim sa akin, at ang katunayan lamang nḡ iyong panḡako ang di ko pa talastas.

—¿Bakit?

—Pagka't di ko pa nákikita.

—Sukat ang pagasa mo, at ang pagasang iya'y hindi ko itutulot na masayang.

—Hindi nḡa at kailan ma'y ituturing ko ang tapat mong loob, nḡuni't bayaan mong paglambinḡan ko ang iyong paggiliw.

—Huwag, at sa pagibig ko sa iyo'y kasama ang kalinisan ng̃ kaluluwa, na siya ko ring inaasahan sa loob mo.

—¿Umaasa ka ba sa akin?—ang tanong ni Celso.

—Oo, kailan ma't ináasahan mo naman ang aking pagirog.

—Ináasahan ko ng̃a, bagama't ikinakait mo ang aking hang̃ad at di mo na yata pagbibigyang loob sa ganitong pagsamo.

—Huwag kang sumamo, Celso, at hindi kita mapahihirapan.

—Kung hindi mo ako mapahihirapan, ay ¿bakit di mo papagkapalarin sa ganitong hang̃ad?

—Mapalad ka na, at sa iyo'y sinasaksi ko ang aking kaluluwa at ang nagmamasid na kalang̃itan sa atin.

—Huwag mong sayang̃in ang sumpang iyan.

—Hindi masasayang at ito ang tunay kong loob.

—¡Ay Neneng!—ang buntong hining̃a, at malaong napatigil, bagay na di maisip nitong nagtataka sa kaniyang lungkot, kaya't ang tanong:

—¿Minasama mo baga ang naring̃ig sa akin?

—Hindi, Neneng.

—¿Ay bakit ka nagbuntonghining̃a at biglang natigilan?

—Pagka't pinagiisahan ko ang aking nasa at di mo ibig pahintulutan.

—¿Anong nasa?—ang tanong ni Neneng.

—Ang pagsagap ng̃ maalindog na samyo ng̃ pagibig.

—At di ka pa ba nasisiyahan sa ganitong matamis nating paguusap.

—Oo, at sa aki'y walang kasintamis, datapuwa't...

Hindi nakakibo ang ating binibini, at anaki'y nagtatalo sa loob ang dalawang bagay na kapuwa mahalaga; ang pagmamahal sa sarili at ang pagmamahal naman sa ibig, at si Celso nama'y gayon ding tila nawawalang diwa; anopa't kapuwa nañgatitigilan, ang isa'y sa pagwawari, at ang isa'y sa labis na paggalang sa kalinisan ng̃ pinaglalaanang giliwin hanggang sa huling tibok ng̃ kaniyang hiniñga.

Sa ganitong kalagayan ng̃ dalawa ay siyang pagpanhik ng̃ kapatid na matanda ni Neneng, na bagaman walang nakitang mahalay na anyo, ay malaki rin ang ipinañgamba ng̃ mg̃a dinatnan at ito man namang dumating, ay di mangyaring hindi sila paghinalaan:

Ang kapatid na matanda ni Neneng ay isang makisig na binata, mainam ang tindig at magandang lalaki, bagama't ikinapapañgit niya ang ugaling madaling mabigla at walang tagal na maghunosdili, datapuwa't sa pagdating niya na walang anomang dapat magpaliwanag sa anyo ng̃ dalawang dinatnan, ay hindi mangyaring makapaghinalang lubos, at sukat na lamang ang sinabi sa kaniyang sarili na tila may ibang táglay sa loob itong walang tuos na pagpapalagi sa kanilang bahay, at mula na noo'y pinakikiramdam tuwi na upang mapaghalatang mabuti, palibhasa'y lubos na lubos ang pagiiñgat sa kalagayan ng̃ kaniyang kapatid, ñguni't hindi niya taho na malayo na ang kinalalagyan ng̃ dalawa, at kaipala'y di na niya

dapat abutan, at kung abutan ma'y hulinghuli na sa panahon.

Ang araw ay lumalakad, at ang pagiibigan naman ng̃ dalawa ay lalong lumalala, samantalang untiunting napapansin ng̃ mg̃a kasambahay, ng̃uni't sa karunung̃ang magkubli ng̃ loob nilang dalawa ay totoo't nahahalatang nang̃ing̃ibig, ay walang sukat makapagpatibay ng̃ sinasariling matatamis na pagkakasundo.

Nálapit ang araw ng̃ masigasig na pagbalik nila sa Nabutas, at dahil sa ang inainahan ni Neneng ay lubhang malaki ang pag̃aalaala sa may dalawang buwang hindi paguwi roon na ang kulang na lamang ay batakin ang araw, ay nagkapanahon pa sa pagkakaniig na muli ang dalawa bagama't mahigpit ang pagiing̃at, kaya't isang madaling araw na parang ibinububo sa lupa ang nanglalamig na liwanag ng̃ buwan, ay pinanunghan niya at ng̃ mg̃a bituin ang tatlong naglalakad na anaki'y winawalang kabuluhan ang nakapang̃ang̃aligkig na simoy ng̃ amihan.

Ang isa sa tatlo'y ang pinsan nilang dalawa na si Memang na kanilang kasama noon.

Wari'y malaki ang lungkot ni Celso kung ginugunita ang nahahandang pagalis ng̃ kaniyang pinakalalang̃it na si Neneng, ña kung sakaling dapat mang ikabusog ng̃ kaniyang kaluluwa ang pagkakasamang ito, ay para namang namamalas ang kapaitpaitang panahon ng̃ kanilang paghihiwalay, at ang tanong sa kasi:

—Hindi na kaya mapipigil ang nanang mo sa paguwi?.

—Tila hindi na—ang sagot ni Neneng—pagka't mahigit na kaming dalawang buwan dito.

Napahimutok ang ating binata at anaki'y napakalaki sa loob ang pagkatanto ang tadhanang ito, at gayon din naman ang kausap na tila nalunos sa buntonghininga ng̃ kasi at ang isinagot:

—Huwag kang malungkot at hindi malalaon ang pagbabalik namin.

—¿At kailan?—ang tanong ni Celso.

—Sa mahal na araw.

—At kung di pumayak ang Nanang mo, ¿anong iyong magagawa?

—Siya rin ang may sabi sa akin na kami ay dito magmamahal na araw—ang pakli ni Neneng, —kaya't huwag mong ikalumbay ang aking pag-alis.

—¿Huwag hong ikalumbay? at ¿paano ako kung ikaw ay wala na?

—Pumayapa ka at asahang para mo rin akong laging kaulayaw.

—Iya'y masasabi mo, ng̃uni't walang kasingbigat ang mawalay ka sa aking mg̃a matá.

—Pagtiisan mo, at paniwalaang dadalhindalhin ka sa aking loob at kailanma'y di ko malilimutan.

Bagama't ginagalak ang kanilang puso sa gayong katamis na paguusap ay hindi mangyaring hindi ikalungkot ang sa kanila'y mapait na sandali ng̃ paghihiwalay, palibhasa'y nagaalab kapuwa sa kanilang loob ang di mahálalagahang pagibig at sa marubdob niyang ning̃as ay nadadarang mandin na anaki'y umaakit na bigyang panahon ang kanikanilang matamis na hinagap bago lang̃apin ang kapaitan ng̃ pagkakalayo.

Parang namamalas ni Celso ang pagalis ng̃ kaniyang irog, at kasabay na nagugunita ang kaniyang pagiisa, at ang malungkot na sabi:

—¿Diyata't aalis ka at iiwan mo ako sa kapighatian?

—Oo;—ang sagot ni Neneng—datapuwa't malalagak sa iyo ang tapat kong puso,

—¿At yaon ba'y sukat na?

—¿At ano pa ang dapat mong hang̃arin?

—Ang huwag kang mawalay sa aking mg̃a mata.

—¿At paano?

—Huwag ka nang umalis.

—Oo, at iya'y magagawa ko, datapuwa't alalahanin mong may nakasasakop sa akin.

—¿Sino?

—Si Nanang.

—¡Ah! siya'y hindi dapat, pagka't may ina kang tunay.

—Siya ang nagkukupkop sa akin.

—Hindi kailang̃an,

—Iya'y pinagkautang̃an ko ng̃ loob ng̃ pagpapalaki sa aking mahabang panahon.

—Oo, ng̃uni't hindi siya ang nagbigay buhay sa iyo.

—Tunay nang̃a, datapuwa't marapat kong sundin.

—Di ko iniaalis, at ang sinasabi ko'y huwag ka nang sumama ng̃ayon.

—Bakit naman.

—Huwag mo akong ulilahin.

—Hindi, at dadalhin kita sa aking loob.

—¿At paano kung ako'y magisa?

—Hindi ka magiisa, kailanma't ako'y natatala sa iyong puso.

—Oo, at ikaw'y nalalagak na di ngayon lamang,

—¿Ay ano pa ang ating nanasain kung ako'y nasa iyo at ikaw nama'y sumasaakin?

Halos nainis kapuwa ang dalawa at nangapiping parang inianod ng gayong kaligayahan na di nangakaimik.

Sa hantungang luha'y mayamang sumagap
ng mabangong samyong sa labi'y lumagak
lualhating handog ni Venus sa hagap
ng dalawang bagong nagtalik sa palad.

Puso'y nagsinaya sa lahing paggiliw
ng kaligayahang mithi ng damdamim;
batang pagninilay ay pinapaghayin
sa mundo ng tuwang walang makahambing.

o
o o

Sa pagpapasiyal nila na untiunting naglalatag si Febo ng maalindog na liwayway na namamalita ng kaniyang pagsikat, ay kasalukuyan namang nagsisipagbalik na ang ating masasayang naglakad na di pa nasiyahan at inihatid ni Celso sa kanilang bahay, palibhasa'y kulang na kulang mandin ang panahon sa kanilang dalawa,

Nang maganap ang paghahatid na ito ay nagiisang nuwi ang ating binata na walang inuusal sa sarili kundi ang mapagbigay loob at marunong magmahal na kailan ma'y hindi nagpakita ng kaniyang ipagdadalamhati, anopa't nararagdagan araw-

araw ang kaniyang ikinágigiliw at para bagang ang babaeng ito'y siya na lamang makapuputol ng̃ panahon niya sa kabataan.

Dumating na muli ang kinabukasan na nábibinggit na ang pag-alis at bagaman pinagkasunduan na nilang dalawa ang bagay na ito, ay hindi rin matiwasay ang loob ni Celso kung dilidilihing siya'y maiiwan, kaya't napilitang sumulat at agad ipinadala sa kanilang pinsan.

Nang hapon ding yaon na kinabukasa'y tadhanang aalis, ay dinala ng̃ pinsan ang sulat ni Celso, at palibhasa'y nalulungkot din naman ang dinatnan dahil sa nalalapit na kanilang pagkakalayo, ay agad sinapantahang yao'y mapanglaw na hibik upang huwag siyang sumama, at kaipala'y di na niya matitiis na lumuhogluhog ang kailan ma'y dapat mahalin sa kaniyang loob, at ang pinakasiyasat ay ang may dala.

—¿Ano kayang sulat ito?

—Aywan—ang sagot ng̃ pinsan, na pinagmamasdan siya at parang kinikilala ang kaniyang linoloob.

—¿Wala bang sinasabi sa iyo?

—Wala naman.

—¿Malungkot ba?

—¡Ah! dapat mo nang maalaman.

—¿At bakit?

—Dahil sa pagalis ninyo na kaniyang dinaramdam.

—Ayaw naman siyang sumama sa amin eh.

—¿At niyaya mo ba?—ang tanong ni Memang.

—Oo, at noon pang araw.

—Paanong pag-alis niya, ay sa narito ang kaniyang hanapbuhay.

—Siyanḡa naman, ay ¿ano kaya ang mabuti? ¿huwag kaya akong sumama sa nanang?

—Ikaw ang bahala.

—Babasahing ko muna ang sulat na ito kung ano ang kaniyang sinasabi at saka ko na iisipin ang mabuti kong gawin.

—Ako'y hindi na makikipagniig sa iyo—anang pinsan—at baka tayo'y makita nila ay magsasapantaha na naman sa atin.

Umalis ang pinsan at si Neneng nama'y agad nang pumasok sa silid at kaniyang binasa, ang ganitong mḡa saad:

Neneng: ang iyong pagpanaw
di ko yata matátanaw
parang isang kamatayan
ang nagbabala sa buhay.

Nḡuni't iyang iyong loob
siya ko ring sinusunod,
hininḡa ko ma'y malagot
yamang ikaw'y aking irog.

At ang iyong mḡa nasa
ay huwag lamang masira,
humahayin sa dalita
akong iiwan sa luha.

Pagka't wala na nḡang daan
na di kita pairugan,

ikaw ang sa pusong búhay
at siya ring kamatayan.

Ang katagang aking bilin
mapait ma'y iyong sundin
pagalis mo'y gunitain
dusang lagak mo sa akin,

Sukat ang isa mong sulyap
na sa aki'y igagawad
upang maaliw su hirap
ang lingkod mong walang palad.

*Celso.*

—Hindi ako aalis, ang wika sa sarili, at itinago ang sulat, naglatag ng̃ banig, at nagpakahusay na nahiga hanggang sa napansin ng̃ ale, dáhil sa hindi paglabas, at nang pasukin ay nakita niyang balot na balot ng̃ kumot na may pasakit ulo at parang may bagong dinaramdam sa katawan.

—¿Bakit, nagiginaw ka ba?—ang tanong ng̃ ale.

Hindi sumagot at nagtulugtulugan, kaya't nang lumapit at mahipo siyang basangbasa ng̃ pawis ay muling tinawag at tinanong.

—¿Masakit ba ang ulo mo at may taling panyo?

—Opo, at tatlong araw na ng̃ayong ako'y namamaos, at mabigat ang aking katawan.

—¡Ah! iyan ang nakuha mo sa inyong mg̃a pagpapasiyal ng̃ madaling araw.

—Hindi po at ito'y dati ko nang dinaramdam ay hindi ko lamang pinapansin kundi ng̃ayong tila bumibigat sa dati.

—Aalis pa naman tayo bukas, ay n̄gayon ka pa nagkasakit.

—Ako po'y hindi na muna sasama at sa isang linggo na ako pahahatid sa kaka ko, kung ako'y gumaling.

—¿At mabigat bang totoo ang iyong dinaramdam?

—Hindi po naman mabigat, inaalaala ko lamang na baka lumala sa raan.

# IX

ANG ating binibining nagsakitsakitan ay iniwan din nḡ kaniyang ale, sa ilalim nḡ mahigpit na panḡakong pahāhatid sa kaniyang kaka kung siya'y gumaling.

Ang ale niya, na walang kinasama kundi ang bunsong kapatid ni Neneng sa pagbabalik sa Nabutas, ay di magkawasto ang loob sa paglakad na yaon, palibhasa'y hindi niya minamabuti ang pagkatira nḡ kaniyang anakanakan, danḡa't di mangyaring mahintay pa ang paggaling, dahilan sa mḡa inaalaalang bahay nila at kasangkapang iniwan na mahigit nang tatlong buwang nalalagak lamang sa isang tapat na loob na kakilala.

Payapang dumating at siniyasat ang kanilang bahay at mḡa kasangkapang nanḡaroon na walang anomang ipinagiba sa dati, samantala namang gumagaling agad ang naiwang anakanakan, na hindi naliban at muling nagkausap ang dalawa, na ang unang pakunwaring sinabi ni Celso ay ang hindi niya pagsama sa umalis, at ang isinagot sa kaniya'y "bukas naman ako paroroon,"

—¡Ah! ay ¿bakit hindi ka pa sumama, ay paroroon ka rin pala bukas?

—Minamabuti mo pala ang pagsama ko, ay nag-abala ka pang sumulat kahapon.

—¿At natangap mo ba?—ang tanong ni Celso.

—Oo; at ang napansin ko'y mabigat sa loob mo ang aking pag-alis.

—Mabigat nga sa akin, nguni't kung minamasarap mo'y lalang̃apin ko ang mapait na pakikiayon.

—¿Masarap sa akin? ¿at di mo pala itinuturing ang pagpapaiwan ko?

—¿Bakit hindi? salamat at kahit hangang bukas man lamang ay maibibilang ko pa na ako'y *mapalad.*

—¿At bakit hanggang bukas na lamang?—ang tanong ni Neneng.

—Pagka't ang sabi mo'y aalis ka rin bukas.

—¿At pag-alis ko pala'y hindi ka na mapalad?

—Hindi na, at malalayo ka na sa akin, mauulila ako sa iyong katamistamisang mukha na siya kong lan̄git at paraluman ng aking mata.

—Hindi kita lilisanin, hindi, huwag kang magalaala at ako'y hindi aalis.

—¿At hindi ka ba hihintayin ng̃ nanang mo ó ipasusundo?

—Kahit ako sunduin, ay di ako paroroon.

—¿At ano ang dadahilanin mo?

—Bahala na, at saka mo na matatanto kung ano ang mabuti kong sabihin.

—¿At kahapo'y ano ang sinabi mo at pumayag na ikaw'y maiwan?

—Nagpakunwari akong may sakit.

—At bakit mo ginawa ang gayon.

—Pagka't mahal ka sa akin, at di kita mapapagdadalamhati kailanman.

—¡Oh! ganito na lamàng ang palad na maipagmamalaki sa mundo.

—Oo, mapalad ka nga, ang palad ko lamang ang di ko pa talastas ang kahihinatnan.

—¿At may ipinanganganib ka ba?

—Oo, at malaki ang pagaalaala ko ngayon kay sa dati.

—¿Bakit?

—Dahil sa pagkalulong sa iyo ng aking pag-ibig.

—Huwag kang magsisi, at na sa iyo ang iyong loob, may panahon ka pa upang mabawi ang pinanghihinayangan mong pagibig sa akin.

—Wala akong dapat panghinayangan, at hindi ipinagsisisi ang ating panahon; ang inaalaala ko'y kung manglamig na ang loob mo sa akin.

—Huwag kang mangamba, at ang kapalaran ko sa iyo'y siya mo ring kapalaran sa akin.

—¿Kung gayo'y mapalad tayo kapuwa?—ang malambing na sabi ni Neneng.

—Oo, tayo ay mapalad, alang-alang sa ating pagmamahalan at pagkakaisang loob, na ang kamatayan lamang ang dapat makapawi.

o

o o

Walang lihim na di nahayag
at utang na di binayaran

Ito nga ang isa sa mga kawikaan natin na nararanasang madalas ang lubos at di matututulang katotohanan.

Hindi ko mahahalagahan, bumabasang irog ang kasarapsarapang pagkakaniig ng ating dalawang

naguusap na kapuwa nagsasamantala sa paglang̃ap ng̃ halos di masayod na kaligayahan na sa kanila'y idinudulot ng̃ matamis na panahon.

Walang ligamgam sa loob, payapangpayapa at di nagugunitang may masidhing umuusig sa pagtanto 'ng̃ kanilang iniing̃atang lihim at sa wari ng̃ dalawa ay sukat na lamang ang katiwasayang ito at ang magiging huli ay di inaalaala.

¡Laking kasakitan! ¡laking kasamángpalad! ¡laking pagkapang̃anyaya ng̃ dalawa!

Ang di nalilingat na kapatid ni Neneng, na tuwi na'y minamanmanán ang kanilang mg̃a kilos upang maliwanagan ang malabong paghihinala, ay inabutabutan ang kawiliwili at malayaw nilang pagkakaniig.

Di na mukhang maamo ang nakita ni Celso at kay Neneng nama'y nagsisipanglisik na mg̃a matá; ang malasong titig na anaki'y humahamak sa dalawang dinatnan, ay sunudsunod na itinatarak sa kanilang mg̃a noo, at anaki'y punungpuno ng̃ paghalay.

Hindi umiimik ang dalawa at parang nang̃apipipi sa tuwing mámamasdan ang masung̃it na anyo ng̃ dumating na naglulumabas masok sa loob ng̃ bahay na bagaman hindi kumikibo ay dadaragdarag na ipinahihiwatig ang malaking poot, ng̃uni't pinang̃ahasang tanung̃in ng̃ kunuwa'y nagwawalang bahalang ating binibini.

—¿Nagabihan ka ng̃ayon? ¿saan ka ba nanggaling, kaka?—at nakang̃iting tinatanaw ang mukha ng̃ kapatid.

—Huwag mo akong pagtatanung̃in.

—¿Bakit?—ang muling tanong ni Neneng na tila namamangha.

—Huwag kang magulit, at masama ang ulo ko.

Hindi nakakibo ang ating binibini na kakabakaba ang loob ng̃ paninimbang sa kapatid, at si Celso nama'y natirà na lamang sa pagaalang̃an kahi't ibig mang̃usap, na ang ibig ipakilala ay ang malaking pagkaumid sa naninibagong anyo ng̃ kanilang pinang̃ing̃ilagan.

Si Neneng na anaki'y nagugulumihanan sa nagpapang̃agaw sa loob na takot at kahihiyan sa kapatid, ay nakasaling̃it ding magusap at ang marahang sabi kay Celso.

—Umuwi ka na.

—Hindi kita maiiwan ng̃ayon at malaki ang galit sa atin.

—Kaya ng̃a umuwi ka na.

—Inaalaala kita.

—Huwag at ako ang bahala sa kaniya.

—Hindi kita mapababayaan at sa anomang mangyari ay karamay mo ako.

—Walang mangyayari, kaya ako'y iwan mo na.

—Hindi ako makaalis hanggang hindi nakikitang mahusay ang kaniyang mukha sa atin.

—Hawag mong sagasain ng̃ayon at palipasin natin ang kaniyang galit: bukas ko ipasasabi sa iyo kung ano ang nangyari.

Sa mapilit na pagpapaalis sa kaniya ni Neneng at nakilala naman niyang tila magaling ang manaog na siya ay napaalam sa kapatid ni Neneng ng̃ boong karapatan, at mahusay namang sumagot ng̃ ganito:

—¿Aalis ka na ba Celso?

—Oo at may malaki akong kailañgan.

—Maaga pa naman, huwag ka munang umalis at tayo'y magsasalitaan sandali:

—Oo, at ikinatutuwa ko naman ang tayo'y magkausap.

Sa pagkakaharap ni Celso at nğ kapatid na matanda nğ kaniyang pinakaiibig na si Neneng, ay nagkakaalañganang bumigkas at magpahayag nğ kanikanilang ibig sabihin, at waring mahahalagang bagay ang nañgasasaloob.

Sa pagkakatigilang ito'y biglang pumulas sa bibig nğ kapatid ni Neneng ang salitang nagpakilala nğ kaniyang taglay na ugali.

—Madalas namang totoo ang iyong pagpanhik dito.

—Kung maipatatawad mo sa akin ang isang pagtatapat, ay ipahahayag ko ñgayon,—ang pakli ni Celso.

—¿At ano ang sasabihin mo?

—Walang iba kundi itong pinapansin mo sa akin, na di ko mangyaring ilihim sa inyo.

—Talagang walang nalilihim sa akin, at maluwat nang nahahalata ang pagbubumabad mo rito.

—Oo, at di ko ikinakait kañgino man sa inyo, palibhasa'y malinis na loob ang aking pinupuhunan.

—¡Malinis na loob! ¿diyata't malinis?

—Oo, at magpa ñgayo'y wala pa akong ipinagkukulang sa kalinisan nğ loob.

—¿Hindi ka nagkukulang? ang tanong nğ kapatid ni Neneng.

—Hindi, at ang kadalisayan nğ aking nasa ay

siyang pinanghahawakan nḡ kapalagayang loob ko sa inyo.

—Huwag kang magkait, nagkukulang ka sa amin.

—¿Sa ano?—ang tanong ni Celso.

—At di ba pagkukulang iyang magisip ka nḡ ganiyan sa aming tapat na pakikisama.

—Ang umibig ako ay di pagkukulang, kailan ma't hindi sawi sa danḡal nḡ aking pagkatao na dapat kong mahalin.

—Kung minamahal mo ang iyong sarili, ay mamahalin mo naman ang kalagayan nḡ iba.

—Oo, mahal ko rin nḡa ang iba, nḡuni't lalong mahal at mahalaga sa akin ang kailan ma'y dapat kong ibigin at pintuhuing katali nḡ aking buhay.

—¿Katali nḡ buhay? at ¿sino iyang katali nḡ iyong buhay.

—¡Ay! patawarin mo ako sa ganitong pagtatapat, yamang ibig mong matanto.

—Oo, at ibig kong talastasin sa iyo.

—Si Neneng, si Neneng na pinalalalo ko sa lahat ng bagay. Iyan, iyan nḡa ang katali nḡ aking hininḡa na di mangyayaring ikanlong sa iyo.

—¿Ang ano?

—Ang banal kong balak sa kaniya, palibhasa'y siya na lamang ang popoonin ko sa buo kong buhay.

—¿At may salitaan ba kayo?

—Matatanong mo siya.

—Ikaw ang tinatanong ko.

—Wala siyang pahintulot sa akin tungkol sa bagay na iyan.

—¿At bakit ang pahintulot niya ang sas - bihin mo?

—Pagka't hindi ko batid kung minamagaling niyang isiwalat ko ang aming kalagayan.

—¿At di mo ba alam na ako'y kaniyang kapatid at siyang makapangyayari?

—Oo. nğuni't iya'y nasa sa kaniya, kaya ipatawad mong huwag kong sabihin at siya ang nakaaalam na sa iyo'y magpahayag.

—At anong kasiraang ipagtapat mo sa akin.

—Malaking bagay; pagka't ang lihim niya ay lihim ko rin naman.

—At kung gayo'y itinuturing mong ikakanlong niya sa akin.

—Yao'y di ko sinasapantaha, aywan ko sa kaniya.

—Sabihin mo at ako ang bahala,—ang mapilit na tanong nğ kapatid.

—Ipagparaya mo ang pagtitimpi kong ito— ang pakli ni Celso na parang natatanğa at nagiisip.

—¿At ipinagmamatigas mo ang di pagpapahayag?

—Hindi ako nagmamatigas, ako'y nakikiusap sa iyo na huwag mong hintin sa akin ang bagay na iyan, samantalang hindi niya tulot.

Sa di rin mapilit, nğ pagsasabi ay napagbalak sa kaniyang sarili na may malaking pagtinğin at pagmamahal sa kaniyang kapatid, pagka't pinakaiinğatan ang magkulang, kaya't ang sinabi na lamang.

—Ilagay mo sa lugal ang iyong pagpanhik dito.

—Inúulit ko sa iyo na hindi ako nagkukulang kailanman sa inyo at lalonglalo sa kaniya.

—Kung hindi mo magagawa ang magkulang ay iligtas mo man lamang ang aking kapatid sa mg̃a hihinalain ng̃ iba.

—¿At ano ang mahihinala sa amin?—ang tanong ni Celso.

—Maraming bagay, pagka't nababanaagan na halos ng̃ lahat ang iyong pagkalagay.

—¿Ay ano ang magaling kong gawin?

—Huwag kang magpapanhik ditong madalas.

—Kayo ang masusunod, nananhik ako, kailan ma't ako'y inyong tinatanggap, ng̃uni't sa tuwing hindi ay ¿gasino na ako sa inyo?; datapuwa't ibig kong matanto ang dahil ng̃ kabawalang iyan.

—Huwag mo nang itanong at di ko kailang̃ang ipahayag sa iyo:

—Tila naman napakaaba ako sa ganitong iyong pasiya.

—Ako ang masusunod sa loob ng̃ aming pamamahay.

—Oo, at walang umaagaw ng̃ kapangyarihan mo, ng̃uni't isinasamo kong...

—Huwag, at kailang̃ang magkagayon.

—Kung siya mong loob ang ganito ay ikaw ang masusunod.

At napaalam si Celso noon din na tila may taglay na poot sa sarili.

# X

PAGKAALIS na ni Celso ay agad siniyasat ang kapatid ng̃ ganitong mg̃a tanong:

—¿Bakit mo tinutulutang magpalagi siya ng̃ pagpanhik dito?

—Pagka't wala akong namamalas na sukat kong ipang̃ilag sa kaniya,—ang tugon ni Neneng.

—¿Hindi mo ba talastas na siya'y may tinatangkang pagibig sa iyo?

—Oo, batid ko ng̃a, at di ko naman maibabawal ang gayon.

—¿At bakit?

—Walang kadahilanan.

—¿At may natataan ka bang loob sa kaniya at di mo siya mapagbabawalan?

—Sa wala man akong natataang loob ay di ko maiaalis na ako'y kaniyang ibigin, at bukod sa rito'y napapansin ko namang isang taong may mabuting kaugalian.

—¿At ano baga ang pinanggaling̃an ng̃ inyong pagkikilala?—ang tanong ng̃ kapatid.

—Maliit na bagay, ng̃uni't napákalakilaki sa aking loob.

—¿Anong maliit na bagay?—ang tanong ng̃ kapatid.

—Wala; kundi nang umuwi ako na kami'y babahagya nang nagkakita, at mula na noo'y pinansin kong may mga ibig ipahayag ang kaniyang mga matá, at di nalao'y sumulat sa akin na ipinakilala ng boong kapakumbabaan ang kaniyang pagibig.

—¿At sinagot mo naman ang kaniyang sulat?

—Hindi.

—¿Ay bakit nawili na ng pagpanhik dito at ang damdam ko'y pagangat ng paa niya ay wala nang ibang tinutungo kundi itong ating bahay?

—¡Ah! iyan nga ang labis na nagpapakilala sa akin ng kaniyang mahalagang nasa, na di mangyaring di ko naman pahalagahan.

—¿At bakit mo pahahalagahan kung wala kang ilinalaang loob sa kaniya? ¿Siya ba'y iniibig ma naman?

—Aywan ko kung ako'y umiibig sa kaniya, sukat na ang siya'y malakingmalaki sa aking loob at hinahanaphanap tuwi na at ang damdam ko'y nalulungkot ako kung siya'y hindi napaparito.

—Kung gayo'y iniibig mo rin siya, na gaya ng pagibig niya sa iyo,—ang pakli ng kapatid.

—Kung ganito ang pagibig, ay iniibig ko nga siya, minamahal ko at sa tuwing mapapansing may munting pagdadalamhati, ay di ako matahimik at dinaramdam na makita ang malumbay niyang mukha.

—¿Ay bakit agad ka nang lalulong?—ang tanong ng kapatid.

—Aywan, at anaki'y siya na lamang ang kapayapaan ng aking kaluluwa.

—Ikaw ay nadadala ng̃ kabataan, huwag, huwag kang malulong at sa iyo'y marami ang panahong lalakaran pa.

—¡Ay! tapus na ang lahat sa akin at liban sa kaniya ay wala nang mahalaga sa aking buhay.

—Iya'y marayang handog ng̃ sukab na *mundo* magwariwari ka at alalahanin mong baka may kahalong pagsusukab ang kaniyang pagibig, ay kahinahinayang ang ginugugol mong loob at pagting̃in sa kaniya.

—¡Magdaya! ¡oh! hindi, hindi magagawa ang gayon, at nakikilala ko ang katapatan ng̃ loob niya sa akin, ako'y mahalaga sa kaniyang buhay, ako ang kaniyang anghel. ako ang ligaya ng̃ kaniyang mg̃a matá at ako ang pinaglalaanan ng̃ lalong mababait niyang kilos, matatamis na hinagap, maalindog na pagmamahal at kasarapsarapang pakikisama, na minsan ma'y hindi kumutog sa aking dibdib na ako'y kaniyang lilimutin.

—Mangyayaring nakakanlong sa iyo ang mg̃a lihim ng̃ kaniyang loob, na kaya mo lamang hindi natatanaw ay nabubulagan ka.

—Hindi, hindi, walang anomang nakakanlong sa akin at batid ko ang kadalisayan ng̃ kaniyang banal na adhika.

—Kung gayo'y hindi mo na siya matatalikdan,—ang muling tanong ng̃ kapatid.

—Hindi, at siya na lamang ang pinaglalaanan ko ng̃ lahat.

—Ikaw ang bahala,—ang tugon ng̃ kapatid—baka may pagsisisihang ka sa ibang panahon.

—Wala, at anoman ang karatnan ay mamahalin ko siya na katulad ng̃ aking buhay.

Natapos dito ang salitaan ng̃ magkapatid. Si Neneng, ay punongpuno ng̃ kapayapaan at naganap na niya ang matapat na tungkol sa pagpapahayag, samantalang ang kapatid niya'y nalulumbay ng̃ pagaalaala sa kaniya, sakaling magkulang si Celso, kaya't minagaling ng̃ kaniyang sarili ang gumamit ng̃ lalong matamis na pakikisama.

o
o o

Ang araw ay lumalakad, na tuwi na'y iniaaral kay Neneng ng̃ kaniyang kapatid ang lubos na pagpapakatimpi at masusing pagiing̃at ng̃ pinaninimdim niyang kadalagahan na anaki'y napapang̃anib sa pagkakasundo nilang dalawa.

Palibhasa'y múlat sila sa may mg̃a bait na magulang at mg̃a inali, ay nahihiyasan ang kanilang mg̃a puso ng̃ matatamis na pagsusunuran, na sa tuwing hindi luwal sa magandang ugali ay di mangyaring hindi sundin at pairugan ng̃ isa at isa.

Minsan sa mg̃a araw na yaon, ay siniyasat na muli ng̃ kaniyang kapatid kung sila'y may takdang panahon sa pagaasawa, upang kung maaari ay ipagpaliban at nang huwag masuong agad sa mabigat na tungkol ng̃ isang babae ang pinakamámahal na kaniyang kapatid yamang ito'y wala namang ano mang ipinaglihim at sinabing baga man sila'y may matamis na pagkakasundo, ay hindi tinatadhanaan kung kailan, una una'y dahil sa kanilang mg̃a kabataan pa, at ang pang̃alawa'y hinahang̃ad ni-

yang maantabayanan sa panahon ang halos naghihimakas na buhay nḡ kanilang ina na noo'y may sakít, nḡuni't ipinakiusap sa kapatid niya na huwag lamang sansalain ang madalás na pagpanhik doon ni Celso, at huwag niyang pagpapakitaan nḡ masamang mukha, pagka't bukod sa daramdamin din niya ang bagay na ito, ay lalo pa namang dapat ipagdamdam kung yao'y maging sanhi nḡ isang panghihinampo ó ipagisip nḡ luwal sa katuwiran. Nang natanto naman nḡ kapatid ang matapat niyang mḡa sinabi, ay kusang napahinuhod at pinaayunan ang kaniyang mabuting akala.

Si Celso, alinsunod sa kanilang pinagusapan nḡ kapatid ni Neneng, ay manakanaka na lamang ang pagparoon, kaya't nang mapansin ito nḡ kapatid, ay kinukuro niyang may magandang asal nḡa at walang anomang pagsumang sa kaniyang naging pasiya, na ito'y nagpapadilag na lalo sa dapat kagiliwang masarap na ugali nḡ pinaglalaanan nḡ loob nḡ kaniyang kapatid, at nang mapagkilala niya ang bagay na ito, ay lalong pinatamis sa dati ang kaniyang pakikisama na siyang ikináuli nḡ dating malimit na pagparoon ni Celso at lalong lumago at napátimyastimyas ang mḡa pagpapalagayang loob na halos naging íisang ának na magkakabahay,

¿Ano pa ang dapat nasain nḡ ating dalawa katao sa malaya nilang pagkalagay? ¿may maidaraing pa kaya ang dalawang ito sa gayong katamisan? ¡oh, wala! at sa kanila'y pawang kaaliwan, pawang pagtatalik, pawang ligaya at pawang kapayapaan nḡ kanikanilang mḡa loob, upang maging

kasakitan at kapanglawan sa hinaharap nilang mapait na panahon.

Nang makaraan ang ilang araw ay dumating ang sulat at mahigpit na pasundo ng ale ni Neneng upang noon din ay umuwi siya, pagka't dinatnan ng sakit, ¿ano kaya ang dapat niyang gawin? diyan nagtalo sa kaniyang loob ang dalawang matuwid, na ang pagaalaala sa daramdamin ni Celso na pagalis niya at pagtupad sa tungkol ng pagmamagulang, na bagaman hindi siya niyang inang tunay, ay pinagkautangan ng loob ng pagaalaga at pagpapalaki sa kaniya.

Natitigilan si Neneng at di mabigyang pasiya sa loob ang dapat niyang pahigtin sa dalawa.

Malungkot na dinatnan ni Celso, at nang mapansin nito, ay maamong siniyasat ang kadahilanan.

—¿Anong kasakitan ang bumabakla sa iyong loob?

—Ang aking pagalis na di mangyayaring di ko gawin.

—¿At saan ka paroroon?

—Dumating ang sulat ni nanang at ang sundo sa akin dahil sa siya'y may sakit.

—¿Ay bakit mo ikinalulumbay?

—Inaalaala kong daramdamin mo ang aking pagparoon.

—Sukat na ang alaala mo na makalibang sa aking loob kung málayo ka sa aking mga mata.

—Hindi na ako paroroon.

—Huwag at magkukulang ka sa iyong katungku-

lan, ñgayo'y kailañgan ñg nanang mo ang iyong tulong kung totoo siyang may sakít.

—Oo, totoo,—ang malungkot na sagot ni Neneng—at nárito ang sumusundo na siyang may sabi.

—Kung gayon ay paroon ka na, at huwag mo akong alalahanin; dinaramdam ko ñga ang málayo ka, ñguni't lalo kong daramdamin ang dahil sa akin ay magkulan ka sa matapat mong tungkol.

—¿Maluwag ba sa loob mo ang aking pagalis?

—Mahirap ñga sa aking loob, datapuwa't dapat tayong pailalim sa katuwiran.

—Salamat kung tulot mo, at ako nama'y payapa na sa pagparoon.

—Oo, tulot ko na, ¿kailan kayo aalis?

—Ñgayong hapon.

—¿Mamamangka ba kayo?

—Hindi, kami ay magkakarumata at nang hindi gabihin.

—Mabuti. Tanggapin mo ang dalañgin kong dumating kayong payapa.

—Nasa ko rin naman sa iyo ang katahimikan sa aking pagalis.

Sa pagúusap nilang ito'y siyang pagtawag ñg babaeng sumusundo at ang wika:

—Nárito na ang ating karumatang sasakyan, magbihis ka na at nang tayo'y hindi gabihin.

—Oo,—ang tugon Neneng at muling nagsalita sa irog na maiiwan.

—Huwag ka sanang malulungkot, at ako'y hindi rin magtatagal doon.

—Salamat. Inaasahang ko ang iyong pañgako —ang tugon ni Celso,—at ang dalañgin ko'y gumaling agad ang maysakít.

—Kahimanawari. Ako'y magbibihis na. Iiwan muna kita,—ang dugtong na sabi ni Neneng.

—Oo, at kakausapin ko naman ang kaka mo.

Nagbihis ang ating binibini, nagbalot ng damít na bagaman lubos ang pakikiayon ng kaniyang maiiwan ay sumasaglit din ang lungkot, palibhasa'y di rin naman niya buongbuong maamin ang sila'y magkalayo, dañga't sa gumigiit na pagtupad ng kaniyang tapat na kautañgan.

Nang nagagayak na'y siya namang pagtawag na muli ng babaeng kakasamahin na sumúsundo sa kaniya, at sa matamis na pagpapaalaman ay naghiwalay ang dalawang magkasi.

Si Celso ay di naman natagalan at umuwi sa kaniyang bahay na ang ginagawang pangaliw sa loob ay ang maliligayang lagak ng tapat na loob na kaniyang giliw at ang pagasang hindi malalaon at muli silang magkikita.

Ang dalawang naglakbay, ay dumating na payapa sa kanilang pinaroonan.

Pagkakita na kay Neneng ng kaniyang inainahan ay walang unang isinalubong kundi ang buntonghiniñga, na waring may hinanakit sa loob at ang inuulit-ulit ay kung hindi niya ipinasundo ay wala palang tangkang umuwi, at kung namatay raw siya sa sakit na yaon ay hindi na sila nagkausap man lamang.

Palibhasa'y may katuwiran ang paghihinana-

kit na ito nḡ kaniyang ale ay tumunḡó na lamang si Neneng na di nagmatuwid nḡ anoman lamang at nang makaraan ang llang sandali, ay inaliw nḡ masasarap niyang panḡunḡusap at magiliw na pagalo, ang kaniyang inainahan hanggang sa napawi sa loob ang mapait na panghihinampo.

# XI

BAGAMAN may kabigatan ang sakít nḡ inainahan ni Neneng, ay di lubhang nagtagal at gumaling palibhasa'y kakatulunḡin siya nḡ panahon sa kasaliwaang palad nḡ dalawang nagkakasundo sa pagibig sa ikagaganap nḡ kapait-paitang magiging dulo nḡ walang kasingtamis na kanilang pagmamahalan.

Hindi máiulat ang katuwaan ni Neneng sa paggaling nḡ kaniyang inainahan at itinuturing niyang dininḡig nḡ Lanḡit ang kaniyang matataos na pagtawag na ang dalanḡin niyang lagi ay pahabain ang buhay nḡ nagkandili nḡ kabataan niya, at di bumunggo minsan man sa loob na iyan ang magdudulot nḡ mabisang lason na sa kaniya'y magpapadaling tumunḡo sa hukay.

¡Oh! dakilang hiwaga nḡ lanḡit ¿sino kaya sa linikha ang makatatarok nḡ iyong mahahalagang lihim? wala, at sukat na lamang ang lubos na pakikiayon sa anomang maging kalooban mo, palibhasa'y di ka masisinsay sa matuwid na landas na ikagagaling nḡ lahat.

Di pa natin dapat mabatid nḡayon bumabasang irog, ang magiging hangga nḡ kanilang bu-

hay palibhasa'y wala pa sa panahon, samantala'y ipatuloy nating sayurin ang madlang dinanas nila upang tayo'y maliwanagan, at maipakilalang ganap ang boong nangyari.

Nang gumaling na ang kaniyang ale, ·ay pinakiusapan ng̃ boong giliw na magsiuwi sila sa kanilang sariling bayan, na kung di man lubhang minamasarap ng̃ matanda, ay napilitang makiayon alangalang sa pagbibigay loob sa kaniya.

Hindi nabalam sa gáyakang ito at kinabukasan din ay nagsiuwi, kaya't si Celso ay halos nanggilalas ng̃ walang anoano'y nakitang dumating ang pinakalalang̃it ng̃ kaniyang loob. Noon din ay napasabahay ni Neneng, at ng̃ sila'y magkalapit na nang̃agagalak kapuwa, ay parang aglahing sinabi ni Celso:

—Kung wala ka ring ipasasalubong ay aalis na ako ng̃ayon din.

—Mayroon, Celso,—ang tugon sa kaniya.

At biglang tinung̃o ang balutan ng̃ damit na doo'y isang nababalot sa manipis na papel ang kinuhang dalidali at ibinibigay ng̃ boong katuwaan ng̃uni't si Celso, ay nakatawang hindi kumikibo samantalang nang̃ang̃awit na ng̃ pagaabot sa kaniya, kaya't ang dugtong na sinabi:

—Ayaw ka ba at dahil sa maliit ang tanaw mo.

—Hindi, at tila naman ako'y napahiya sa iyo.

—¿Bakit?—ang tanong ni Neneng.

—Dahil sa hindi na kita nakumusta man lamang at pagdaka'y pasalubong ang ibinati ko sa iyo.

—Yao'y na sa akin na, talastas ko ang iyong

loob,—ang pakli ni Neneng, at muling iniaabot sa kaniya ang hawak.

Kinuha ni Celso, at noon din ay untiunting binubuksan; at palibhasa'y malambot na malambot ang nasasalat niyang nababalot ay sinapantaha nang yao'y isang paniyo; nguni't ipinatuloy na binuksan at saka pa lamang naniwala, na paniyo nga pala, at nang kaniyang makita'y isang letrang N. ang nahihiyasan ng maririkit na bulaklak na ibinurdang pinakagaling sa isa niyang sulok. Sa katuwaan ay di nakapagtimpi at pinapagsawang dampian ng magigiliw niyang halik, na manakanakang tumatanaw kay Neneng at ito nama'y punungpuno ng katuwaang minamalas ang tila napakalaking halaga kay Celso na kaniyang pasalubong.

Sa pagiingat na maramdaman ng kaniyang ale ang ipinasalubong kay Celso na sa kalakhan ng tuwa nito ay di na ibig iwalay sa kaniyang mga matá, ay marahang nagsalita:

—Naito na ang nanang ko, itago mo at nang hindi na niya makita.

—Oo,—ang sagot ni Celso at agad ipinamulsa pagkatapos na mahagkang muli, at ang dugtong na sabi:

—Ito ang kaunaunahang pasalubong mo sa akin na nakatitinag ng lalong kaliitliitang pangdamdam ng aking kaluluwa.

—¿Bakit?—ang tanong ni Neneng,—Diyata't nakatitinag ng lalong maliit mong pangdamdam?

—Oo, at napakalaking halaga sa akin.

—Salama't at kahi't maliit na bagay, ay maituturing kong masarap sa iyong loob.

—Ito'y hindi matutumbasan sa akin ng̃ lalong malaking kayamanan; pagka't ito ang kayamanan ng̃ aking kaluluwa, at...

Ang salitang ito'y biglang naputol sa paglabas ng̃ inainahan ni Neneng, at sapagka't na sa Nabutas pa lamang ay nabalitaan na ang kanilang matamis na pagkikikilala bagama't sa pagdating doon ni Neneng ay hindi niya binanggit at parang hinihintay na siyang kusang magpahayag na di naman nagsabi ng̃ anoman lamang sa kaniya, ay nagsasapantahang may malaking pagliñgap kay Celso, bagay na hindi niya minamabuti, dahil sa wala siyang malaking pagibig at ang hinahañgad niyang maging asawa ni Neneng, ay isang lalaking mayaman, ay agad nang nagparunggit kay Celso ng̃ ganito:

—Napakaagap ka naman ng̃ pagparito sa amin.

Parang isang tunod na itinudla sa puso ni Celso ang salitang ito, na anaki'y siyang biglang umagaw ng̃ katuwaan sa sandaling yaon, ñguni't tinimpi sa loob at ang isinagot na lamang.

—Kúkumustahin ko po lamang kayo, pagka't nabalitaan ang inyong pagkakasakit.

—Salamat sa iyo,—ang biglang sinabi, na parang hinahamak si Celso at ang ibig ipakilala ay hindi niya kailañgan.

Palibhasa'y nariring̃ig ni Neneng ang mg̃a salitang ito ng̃ kaniyang nanang, ay di mangyaring hindi niya damdamin sa loob nang makitang ipinagiba ng̃ anyo ni Celso ang gayong matulis na pa-

runggit, at hinintay na magkalapit silang muli sa tangkang aliwin niya sa gayong pagdaramdam.

Si Celso ay di na nag-ulit ng̃ pagsasalita at ipinalagay niyang hindi dapat katunḡuhin ang matandang ito, na gayon din naman ang palagay sa kaniyá, kaya't umingos na umaalis. Si Neneng nama'y biglang lumapit at nagsalita kay Celso.

—Huwag mo na sanang pagpapapansinin ang nanang ko, at ano man yao'y ipagpaparaya mo na alang-alang sa akin.

—Huwag kang mag-alaala, Neneng, at dahil sa iyo'y titiisin ko ang lahat.

—¡Ay Celso! ¡anong pagkatamis ko sa iyo! ¡anong pagkasarap ng̃ aking kapalaran!, ito'y utang kong dakila.

—¿Kanḡino?—ang tanong ni Celso.

—Sa iyo—ang pakli ni Neneng.

—Hindi, Neneng, hindi, hindi mo utang sa akin, at kaligayahang ko ang mahalin kita.

—Ako ma'y gayon din sa iyo, at sakaling hindi sila maging kaayon ng̃ ating mg̃a nasa, ay sasarilinin ta, ang lahat, sa anoman ang mangyari.

—Iyan ng̃a ang inaalaala ko ng̃ayong mapagkilalang malaki ang kaayawan sa akin ng̃ nanang mo.

—Walang kailanḡan, at hindi naman siya ang makikisama sa iyo. Sukat na ang ating magagandang loob at mayayari ang lahat sa atin.

Si Celso ay di na nagtagal at sa pag-iingat sa ale ni Neneng, ay napaalam agad.

o
o o

Isang hapon sa mg̃a araw na ikinatira nila sa

kanilang sariling bayan, hapong maligaya, hapong nakapupukaw ng̃ lugod sa lalong nagpipighating puso, hápong kaayaaya na walang anomang bahid dung̃is ang bughaw na lang̃it na anaki'y ipinakikilala sa sangkatauhan ang kagalakgalak na katahimikan ng̃ panahon; sa dakong kalunuran ay buháy na buháy na namamalas ang mg̃a kulay ginto na bagong pinagdaanan ng̃ araw at nasasabugan pa ng̃ kaniyang liwanag na unti-unting sinasamsam at ipinakakabila sa bundok na kaniyang hinihiligan, at sa dakong Silang̃anan nama'y nagsisipamitak ang bagong liwayway na nagbabalita sa nalalapit na pagsikat ng̃ buwan at ang matatamis na simoy ng̃ hang̃in na manakanakang idinadampi sa mukha ng̃ lahat, ay nagsisipaghatid wari ng̃ maalindog na kaaliwan, ano pa't ang hapong yaon ay pinagtipunan mandin ng̃ madlang kasayahan, upang pairugan ng̃ panahon ang ating dalawa katawo na noo'y kasalukuyang sumasagap ng̃ di masayod na tuwa.

—¿Hindi mo baga napapansin, ang tanong ni Celso, iyang halos bumibihag ng̃ puso na malamig na simoy ng̃ hang̃in?

—Oo ng̃a—ang tugon ni Neneng—at anong sarap ng̃ kaniyang mahinhing dapo na tila may ibinubulong na isang aling̃awng̃aw.

—¿Kailan kaya—ang muling tanong ni Celso—malulubos ang ating kaligayahan, na walang anomang ipang̃ang̃amba?

—¿At nang̃ang̃amba ka ba? ¿kang̃ino? ¿at anong dahilan?

—Pagka't mangyayaring madatnan tayo ng̃ alin man sa kanila, na hindi dapat ikatuwa sa atin.

—¡Ah! yao'y madaling labasan.

—¿At ano ang sasabihin mo?

—¡Aba! ay tayo'y nag-uusap.

—Oo, nag-úusap nḡa tayo, nḡuni't... may mahihinalang iba; may matuwid na manghinuha sa atin at ako man nama'y halos makapag-iisip nḡ iba sa ganitong kalagayan.

—¿Ikaw? at ¿kung gayon pala'y tinuturuan mo ako nḡ gawang masama?

—Hindi, hinding hindi,—ang tugon ni Celso—at sila ang inaalaala ko.

—Bakit mo sila aalalahanin ay kita ang dapat magdamay sa lahat nḡ bagay.

Anyong nawiwili ang dalawa sa gayong walang katulad na pagkakaniig ay nariñgig nila kapuwa ang tumatawag sa lupa.

—¡Neneng! ¡Neneng! ¿Sino ba ang kausap mo?

—Si Celso po,—ang tugon nḡ tinatawagan,—at di nag-alaalang ikapupuot ito sa kaniya.

Humahangos nḡ pagpanhik ang inainahan ni Neneng, at pagkákita sa dinatnan, bagaman siya'y binati nḡ magandang gabi, ay biglang tumalak.

—Nápakalapastanḡan ka naman.

—Hindi po ako nagkukulang magpahanggan nḡayon sa inyo—ang tugon ni Celso.

—¿At bakit ka narito, hindi mo ba talastas na kami'y wala rito?

—Kaya nḡa po ako naparito nḡayon eh, kung narito kayo'y hindi ninyo ako ibig makitang makausap man lamang ni Neneng.

—At tinataon mo pala ang aking pagalis.

—Pagka't malaki po ang poot ninyo sa akin na hindi ko matanto ang kadahilanan.

Sa galit ng̃ matanda ay si Neneng naman ang hinarap at ang wika:

—¿At bakit mo naman tinatanggap siya ay nag-iisa ka rito?

—Ako po'y walang anomang dapat ipaging̃at kay Celso, at ang isa pa'y ikinagagalit ninyo kung siya'y pumanhik dito ng̃ kayo'y nariyan.

—¿At ng̃ayon?—ang tanong na tila nanunuya,—¿katutuwa ko ba ang kayo lamang dalawa ang nárito?

—¡Abá, kayo po, eh!—ako po'y walang magagawa, at sa inyo nagbubuhat ang pagkakaganito.

—¡Ah, sa akin nagbubuhat! bayaan mo at ako ay aalis na, ikaw na lamang ang mátira rito at si Celso,—ang nagng̃ang̃alit na sagot ng̃ inainahan at ang idinugtong—wala kang loob at pinahigit mo pa sa akin ang ibang tao.

—Bakit ko po pahihigtin, ang sinasabi ko po'y kailanma't hindi naman nagkukulang sa inyo, ay hindi kayo dapat magpakita ng̃ masamang mukha at ganito ng̃a ang mangyayari, matututo kaming maglihim sa inyo.

—¿At ano ba ang ibig mo, kandung̃in ko siya pagparito?

Hindi nakabata si Celso at sumagot.

—Napakalaki po namang paghalay iyan, ako po'y hindi nagkukulang sa aking pagkatao ng̃ pagpanhik dito, tang̃ing tinatakhan ko lamang ang tila malaking poot ninyo sa akin.

—At sasagot ka pa—ang gahasang sabi ng̃ inainahan—huwag kang magpapanhik dito.

—Ito po'y inyong bahay, kayo po ang masusunod, ang lupa na lamang ang akin,—ang sagot ni Celso, at sinabayan ng̃ paalam.

Ang magale na napapagisa sa kanilang bahay nang iwan ni Celso, ay walang ibang pinagusapan kundi ang pang̃ing̃ibig nito, at ang ipinipilit ng̃ ale ay limutin ni Neneng, palibhasa'y ang hang̃ad niya kung magaasawa man, ay mayaman sana ang matagpuan at ipinakilalang inisa-isa, ang madlang pagtitiisan ni Neneng kung siya'y magasawa ng̃ isang mahirap. Ipinakilala rin naman ang mg̃a kaginhawahang kakamtan niya sa piling ng̃ isang may mariwasang pamumuhay, ano pa't pinagpipilitan ng̃ ale na mabaklas niya ang lubhang matibay na pagkakayapos ng̃ dalawang pusong nagiibigan at mailusong sa marawal na burak ng̃ mg̃a sawing pita at kasuklamsuklam na hilig sa salapi.

Datapuwa't tahas na sinabi ni Neneng na siya'y walang dalawang puso upang magawa ang gayon na makaibig baga kay Celso at umibig pa sa iba. Iisa ang pusong iyan at buongbuong ipinagkaloob na niya sa pinagkatiwalaan ng̃ di magiibang pagibig at inaari niyang mahigit sa kayamanan ang dalisay at malinis na ugali ni Celso, at ang wagas na pagibig nito ay siya niyang tunay na ligaya, dang̃al sa buhay at lubos na katahimikan ng̃ kaniyang kaluluwa, kaya't sa kagalitan ng̃ ale sa di pangyayaring mapapagibá niya ang loob ng̃ pamangkin, bukod sa tinang̃aang huwag pagtatang-

gapin sa pagpanhik doon, ay isinumbong pa sa kapatid na matanda at kung anoano pang pagsira ang ginawa.

Ang kapatid ni Neneng na nakatatarok ng̃ dalisay na pagiibigan nila ni Celso at kalinisan naman ng̃ puso nito na ipinakikisama sa kaniyang kapatid, ay di lubhang naupatan ng̃ ale, at ang pagsira niya ay di mangyaring mapaniwalaan, pagka't batid nang̃a na walang anomang mahalay na loob, at sukat na lamang ang kanilang matamis na pagmamahalan upang makabusog sa kanikanilang puso, samantalang naghihintay ng̃ panahon sa ikagaganap ng̃ banal na hangga ng̃ kanilang pagkakasundo.

Ng̃uni't nang di mahalata ng̃ ale ang pagayon niya kay Neneng, ay di naman ipinagmatuwid at ang sinabi na lamang, ay sakali mang wala silang pagibig, ay huwag pagpapakitaan ng̃ masamang asal at kaipala'y doon magmumula ang mg̃a pang̃it na kilos na dapat puhunanin ng̃ isang lalaki. Datapuwa't ang ale, dahil sa kaniyang katutubong sung̃it, ay inaring pagkampi at pagpapausbong ng̃ dapat putuling pagkakasundo ng̃ dalawa ang gayong payo at ang pabiglabiglang sinabi:

—Kung malaki ang gusto mo ay dito na ninyo patirahin si Celso at pati ako ay magsisilbi na sa kaniya-

—Abá ang nanang,—ang tugon ng̃ matandang kapatid ni Neneng,—bakit po patitirahin dito, at ano po naman ang magagawa natin kung si Neneng ang may malaking ang pagibig kahit po tayong lahat ay umayaw, ay walang magiging ha-

laga, at ang malapit pa'y lalong kasukalan ng̃ loob ang idudulot sa atin.

—Kaya ng̃a ba ang sabi ko'y patirahin na ninyo rito at ako'y aalis na,—at pagdakay umiyak, at ang dugtong na sabi—kaya lamang ako nagkakaganito, ay palibhasa'y masakit siya sa aking loob, eh.

—Kung masákit sa inyong loob,—ang tugon ng̃ pamangkin—ay dapat ninyong alalahanin ang kaniyang kapahamakan.

—¿At bakit, ibig ko ba ang siya'y mapahamak? Kaya ang sinasabi ko'y hanapin niya ang kaginhawahan ng̃ kaniyang katawan.

—Ano pong kaginhawahan.

—Abá. ¿Hindi mo ba talastas na mahirap ang buhay ni Celso, al kung hindi masok sa opisina, ay wala namang ibang pagkukunan.

—Kasiraan po ba ng̃ tao ang mahirap. Kailanma't may karang̃alan, kahit pulubi, ay dapat nating pagpitaganan, ¿at ang salapi po ba ay kasama na ng̃ tao kung ipang̃anak ng̃ kaniyang iná? ¿hindi po ba mangyayari na kung makasal sila, alangalang sa kanilang banal na pagkakasundo ay panuntan ng̃ kapalaran at magkaroon sila ng̃ mariwasang pamumuhay?

—Iyan ay kung sakali lamang; mabuti kung magkagayon, kung hindi, di magtitiis siya ng̃ maraming hirap. May mabuti bang hanggang may panahon pa ay pilitin nating magkalayo ang kanilang loob, bata pa siya; mahaba pa ang panahong lalakaran; hindi mawawalan ng̃ mang̃ing̃ibig sa kaniyang may mg̃a kaya.

—¡Ah! sa ganang akin po, ay di ako pagkakadahilanan: inibig niya, ay siya ang bahalang magtiis, at maniwala po kayo na ang ikinababatá ng̃ tao sa anomang kasaliwaan ng̃ palad ay na sa lubos na pakikiayon, at bukod sa rito'y tinarok ko na ang kaniyang loob na ang aking napansin ay si Celso ang ikatatahimik niya, doon niya makikita ang matiwasay na pamumuhay, kaya inaasahan kong lubos ang kaniyang pakikiayon sa anomang karatnan; ¿bakit kaya tayo ang magaalis ng̃ kapayapaan niya?

—Ah, kayo ang bahala—ang may tampong sagot ng̃ ale, at bubulongbulong na tumalislis sa kausap.

# XII

ANG ating binibini, na dahil sa bawal nḡ ale na huwag niyang pagtatanggapin sa pagpanhik doon ang di malilimutang katali nḡ kaniyang buhay, ay walang pagkasiyahan sa loob nḡ marapat niyang gawin upang huwag magkulang sa tungkol nḡ isanḡ mabait na anák at huwag namang magkaroon nḡ damdamin ang di niya maaaming magdalamhati, palibhasa'y ang anomang kahirapan nito ay kahirapan din naman nḡ kaniyang loob, yamang sila na lamang ang dapat magdamayan sa anomang mangyayari.

Pinagbabalak niya at pinagtitimbangtimbang sa loob ang dapat pahigtin, ang magulang bagá ó ang pinagkatiwalaan nḡ lalong mahalagang lihim. Sarisaring gunita ang dumudulog sa kaisipan, na anaki'y hindi niya makayang tadhanaan sa sarili. Kung minsa'y náiisip niya na sa lalong madaling panahon ay pasukob sa mayamang lilim nḡ gracia upang sa pamamagitan niyaong hindi makakalas na tali nḡ kanilang pagkakasundo, ay maiwasan ang madlang sigalot na lagi nang hinahabi nḡ panahon sa ikalalansag nḡ kanilang dalisay na pagkakaisang loob. Kung minsa'y hamakin ang pagmamagulang, at kung minsa'y sumasagi sa gu-

nita ang magwalang bahala sa kanilang pagiibigan; datapuwa't kasunod na binabawi ng kaniyang loob at ang nawika sa sarili:—¡Ay, iyan ang una kong hakbang na patungo sa libing!—¡Magwalang bahala! ¡oh, hindi! hindi, hindi Celso, kailan ma'y pahihigtin kita sa lahat ng bagay, at ano man ang marating ko ay di kita matitiis na magdalamhati ng dahil sa pagsunod sa mga maling pita.—Ang karalitaan mo'y di ko linilingon, at pagsasamahan ta ang paglangap ng madlang kapaitan sa buhay na ito.—Hindi ako mamamanginoon sa pilak, hindi... at ang puso mong inaari kong akin, ay mahigit sa lalong mahalagang kayamanan sa mundo.—Huwag kang maghinagap ng anoman at di matitinag ang tapat kong loob sa iyo ng mararawal na adhika at pagiimbot ng kaginhawahan.—Wala akong kaginhawahan kundi ang mabuhay sa iyong pagibig at mamatay sa iyong piling, na gaya ng inaasahan ko sa iyo.

Ang mukhang maalindog na sandaling pinapagdilim ng ulap ng kasakitan, ay untiunting nagiiba at anaki'y manakanakang sumusungaw ang kaniyang dating liwanag hanggang sa nanauling nagningning sa gitna ng katahimikan; masayang lumasap ng tuwa na waring nagwagi sa isang masigasig na kaaway.

Noon din ay nanaog na ginagalak ang puso, pinakipagkitaan si Memang na pinsan nila, at pagkakalapit na'y lihim na nagsalitaan ng boong kapalagayan ng loob, at pagkatapos ay masasayang naghiwalay.

Si Celso naman, na walang ibang ginugunita kun-

di ang nakalulungkot na nangyayari sa kanila nang matutop ng̃ ale ni Neneng sa malayang paguusap nila, ang mapait na paghamak na noo'y tiniis niyang lang̃apin, at ang masaklap na tadhanang huwag siyang magpapapanhik doon, bagay na lagi nang umiiwa' sa kaniyang puso, palibhasa'y di mandin niya makayang bathin ang pagkakalayo nilang dalawa, ay walang matutuhang gawin upang magkaroon ng̃ paraang manauli ang pagpanhik niya ó magkausap na madalas na paris ng̃ dati. Punongpuno ng̃ pagdaramdam ang kaniyang puso at bagaybagay na panghihiganti ang iniúudyok ng̃ kuhilang mundo, ng̃uni't naaalaala niya ang magiliw niyang pang̃ako na dahilan kay Neneng ay titiisin niya ang lahat, anopa't dahil dito'y nagagapos siya ng̃ matatapat na katungkulan sa pagibig na kanilang pinagisa at sa pagibig naman sa kaniyang sarili na pinakahamak at di pinagpitaganan ng̃ walang tuos na pagsasalita ng̃ nagkakaling̃a saká niyang giliw.

Sa di mapagsiya ang gagawin ay siyang pagkáring̃ig sa isang tumatawag sa tapat ng̃ kaniyang bahay.

—¡Celso! ¡Celso!—ang wika.

Biglang dinung̃aw at nang makita'y tila nagtatakang sinagot.

—¡Ah! Memang, magtuloy ka. Hinahang̃aan ko ang iyong pagkáparito.

Hindi na sumagot ang nasa lupa at pagdaka'y pumanhik. Nagsalitaan sila, na kung ano't sa paguusap na ito'y biglang nálarawan sa mukha ni Celso ang katuwaan na tila baga may inihatid na pang-aliw sa malungkot niyang puso. Hindi nalao'y

naiis si Memang na ginagalak ang loob nitong naiwan.

o

o o

—¡Ay Neneng!—ang pagdaka'y ibinati ni Celso sa una nilang pagkikita—¿nagugunita mo kaya ang kabuhayang ko mula noong gabing datnan tayo ng̃ nanang mong nagúusap?

—Matatanto mo na,—ang tugon ni Neneng,—na dahil sa iyo'y nárito ako ng̃ayon, at lubos na hinamak ang mg̃a pang̃anib kung kanilang mabalitaan, ng̃uni't humahayin ako sa balang mangyari upang mabigyang kaaliwan ang iyong pagpipighati sa may ilang araw na di natin pagkikita.

—¿At paanong paraan ang ginawa mo,—ang tanong ni Celso—nang pagalis sa bahay?

—Dinahilan kong ako'y sasama kay Etrang, na ng̃ayo'y nasa isang piging.

—¿Anong piging ang pinaroonan niya?

—Ng̃ayo'y naganak sa binyag, at may handa raw ang kaniyang kumare kaya maghapon siyang pipiging̃in.

—¿Ay di nagiisang naparoon?

—Hindi at kasama si Memang na pinauna ko na.

—¿At anong oras ka naman paparoon?—ang tanong ni Celso.

—Bago mananghali, sakaling itutulot mo sa akin.

—Ang gusto mo ay gusto ko rin naman sa tuwing walang makasisira sa iniing̃atan kong kalagayan mo,

—Sumama ka sa akin, ¿ibig mo ba?—ang tanong ni Neneng,

—Oo, ng̃uni't baka maballtaan nila.

—Hindi, at kung magkagayon man ay bahala na.

—Huwag at ikaw ang inaalaala ko.

—Malaki pa pala naman ang takot mo kay sa sa akin ah.

—Pagka't dinaramdam kong makagalitan ka nila,—ang tugon ni Celso, at ang dugtong na tanong.—Ano ba ang mg̃a katakatang pinagsabi sa iyo ng̃ nanang mo noong gabi.

—¡Oh! maraming bagay na di ko naman itinitira sa loob, at nagsumbong pa sa kaka ko ng̃ madlang paninira sa atin.

—¿Ano naman ang loob ng̃ kaka mo ng̃ayon? —ang muling tanong ni Celso.

—Hindi nagiiba, at sa kaniya'y walang anomang paniniwala.

—Ang dinaramdam ko lamang ay ang bawal niyang huwag na akong makaparoon na paris ng̃ dati.

—Huwag mong pansinin, bakit ba sasansalain niya ang pagpanhik mo, hindi ka naman nagkukulang sa kaniya, paroon ka at ako ang bahala; at kaya ng̃a tinipan kitang magkausap tayo rito'y nang masabi ko sa iyong huwag mong babaguhin ang dati mong pagparoon sa bahay eh.

—¿At kung ako'y magsadya na hindi ako papanhikin, hindi baga naman kahalayhalay at lalong ipagdaramdam nang aking loob?

—Bakit ka hindi papapanhikin, bayaan mo at ako ang bahala. Pag hindi ka pinapanhik ay ako ang magpapatuloy sa iyo, at mangyari na ang mangyayari, ó dili kaya ay tataunin mo na naroon

ang kaka ko pagka't sa iyo'y walang anomang ikinagagalit, palibhasa'y mahal ako sa kaniya at natatalastas naman ang malinis mong loob sa ating pagiibigan.—¿Paparoon ka ba?—ang dugtong na tanong ni Neneng.

—¿Kailan?

—Iyan ay nasa iyo; kung kailan mo ibig, aywan ko lamang kung di mo na ako kailangan ngayon.

—¡Ay! huwag mo akong pasakitan.—Diyata't hindi kita kailangan ay sa ang totoo'y ikaw ang kabuhayan ng aking puso, at dahil sa iyo'y pititiisan ko ang lahat.

—Iyan nga ang dati mong pangako, datapuwa't...

—¿Datapuwa't ano? ¿Nagkulang na bagá ako?

—Aywan kung matatawag na pagkukulang mo ang pagpansin sa mga salita ni nanang, at buhat na noo'y hindi ka na sumilay sa akin, at kung di ako ang gumawa ng paraan ay hindi tayo magkákausap ngayon.

—Inaalaala kong dahil sa akin ay makagalitan ka. Kung walang anoman sa iyo ang mga salita ng nanang mo, ay asahan mong hindi ko na siya pakikinggan kahit anong sabihin.

—¿Kung gayo'y hindi mo babaguhin ang dati mong pagparoon?

—Hindi, pagka't kung sanhi 'lamang sa kaniya ang ipagtuturing mong nagkukulang ako sa akiug pangako, ay di ko lilingunin ang anomang kasapitan.

—Salamat, Celso, sa mabuti mong loob na kailanma'y hindi mapapawi sa aking alaala.

—¿Bakit at pasasalamatan mo ay di mo naman utang sa akin, at dating batid mo na ang pagmamahal ko sa iyo?

—Tayo'y paroon na,—ang pakli ni Neneng—at naiinip na marahil sina Etrang.

—¿Hindi ba katuwa naman ang ako'y ipagsama mo?—ang tanong ni Celso.

—Aywan ko lamang kung ikinahihiya mo ako, ó may iba kang pinagiingatan.

—¡Ikinahihiya ko ikaw? ay ikaw añg dañgal ko't kapurihan sa matá ñg lahat, at ¿sino pang iba ang pagiiñgatan ko, ay batid mo namang ako'y iyong iyo, na di ñgayon lamang?—Wala kang tiwala sa akin ó talagang sinusubok mo ako, bagay na dapat kong damdamin sa iyo at di mo pala ako nakikilala.

—Hindi, Celso, hindi; talos ko ang buo mong kalooban, yao'y aglahi, na halos hindi ko sinasadiya; ipatawad mo sa akin, at hindi ko na babanggiting muli sa iyo, alin pa ang aasahan ko kundi ang katapatan ñg loob mo sa akin.—¿Nagagalit ka ba?—ang habol na tanong.

—Hindi kita makagagalitan at ikaw ang aking lañgit, sukat ang maghinanakit ako sa iyo.

—Pawiin mo na sana kung naghihinanakit ka man at naging biro ko lamang yaon.

At hinaplos ñg paniyong hawak, at muling tinanong:

—¿Naghihinanakit ka pa ba sa akin?

Sinabayan nḡ tindig ni Celso, na punongpuno nḡ kaligayahan ang kaniyang loob, at ang wika:

—Hindi, hindi na ako nagnihinanakit sa iyo, huwag mo na lamang akong paghinalaan pang muli.

—Kailanman, kailanma'y hindi na, at walang mahalaga sa akin kundi ang pañgungusap mo.

At nagtindig naman si Neneng at magkasama na silang napatunḡo sa piging.

Anong tamis nḡ kanilang pagkakasundo, at halos lumalo sa tunay na magasawa.

# XIII

NAITO na, ayan at dumarating si Neneng—ang sabi ng̃ isang kaumpok sa hárapan nina Etrang at ni Memang.

At baga man nagsasaliwan ang mataginting na ting̃ig ng̃ *musica*, ay may iba ring nang̃akaring̃ig kaya't isa't isa'y nagtátanong—¿sino? ¿sino ang dumarating? samantalang nalalapit ang ating dalawa kataong magkasamang naparoon, at nang makita ng̃ karamihan ay agad silang nakilala.

—Manhik po sila—ang anyaya ng̃ nang̃ásabahay sa nang̃agsirating.

Si Memang at si Etrang at iba pang dinatnang mg̃a dating kakilala ay halos nang̃aguunahan ng̃ pagsalubong, na waring ipinamamasid sa madla ang kasarapan ng̃ kanilang mg̃a pagsasama.

Pumanhik na nang̃agagalak ang dalawang bagong panauhin, at sa di magkamayaw na pagkukumustahan ng̃ mg̃a may piging, na isa't isa'y nagpupukol sa dalawa ng̃ magigiliw na aglahi, at ito'y naging karaniwan nang mangyari, palibhasa'y marami sa nang̃aroon ang nakababatid ng̃ kanilang matamis na pagkakasundo na ang kulang na lamang ay tanghalin sa dakilang altar na nag-

papatotoo ng̃ lubhang dalisay at di makakalas na pagsasama.

Isa sa naroong may magaspang na kaugalian ay bumigkas naman ng̃ ganang kaniyang biro na ang wika'y:

—Mabuti ng̃a ang inyong pagdaló sa ganitong piging at sa ibang araw, kung kayo naman ang magpabinyag, ay saka namin tutumbasan ang inyong pagkáparito.

Nápang̃iti na lamang si Neneng bagama't dapat ikayamot ang birong ito; ng̃uni't si Celso ay nagpakilala ng̃ karapatan at kung hindi man kumibo ay ipinahiwatig ang pagkamuhi sa kaniyang pang̃ung̃usap, na bukod sa hubad na hubad sa kabaitan, ay di ng̃a nararapat sa gayong mahalaga at dapat pagpitaganang piging.

Magkakasamang nagsipasok ang mg̃a bagong dating, si Etrang, si Memang at iba't iba pang mg̃a kakilalang sa kanila'y sumalubong sa hagdanan. Nang sila'y nang̃akaupo na, ay pinasimulang inawit ng̃ isang makisig na binata ang isang marikit, ng̃uni't nakalulungkot na kundiman ng̃ isang naaba sa pagibig, samantalang iniaayos sa mesa ó dulang ang isang masaganang pananghalian.

Sa aking amís na búhay  
sa sintang tang̃ing nagmahal  
ng̃ayo'y ang kulang na lamang  
ay tanghaling isang bangkay.

Ng̃uni't lalo kong ligaya  
na malagot ang nining̃a  
at nang di ko nakikitang  
siya'y kalong na ng̃ iba.

Sa maligayang kandungan
ng bago niyang katipan
ay doon ko namamasdan
ang sinta kong mapagmahal.

Ang puhunan kong pagirog
hinamak ng lilong loob
at kusang napalamuyot
sa upat ng mapagimbot.

Sa salapi ang dahilan
ng pagsusukab ni Anday
at hindi nagunamgunam
ang sanglang kanyang iniwan.

Anday, halika't lagutin
yaring hininga kong angkin
at hindi ko na maatim
dusang lagak mo sa akin.

Pagkatapos ng marikit na kantang ito na kung ano't naghatid ng kalumbayan sa puso ni Celso dahil sa kanilang pagkalagay, ay naganyaya na ang nagsisipamahala ng piging na yaon, at ang malululan sa mga upuan, ay pawang nagsidulog kasama ang dalawang bagong dating.

Tinakhan ng iba si Celso, na babahagya nang nakakain sa hárapang ito, kaya't ang wika ng isang binibini, ay "tila po naman kayo babae sa katimpian," at di nila batid na may dinadalang masaklap na damdamin na siyang lumulungkot sa kaniyang sarili.

Natapos ang pagkain at ang náñgahuling hindi nalulan ay siya namang nagsidulog nang maiayos na muli ang mesa.

Nang makaraos ang lahat ay untiunting nánalis ang mga piniging at nang madalang na ang tao

sa bahay, ay nakipagusap naman si Etrang sa kaniyang kumare at kinalantari ang sanggol na bago niyang kamag-anak.

Si Neneng na nákapapansin pala ng̃ pagkalumbay ni Celso, ay di nalao't nagyayang umuwi, ng̃uni't hindi sila tinulutan ng̃ may piging kundi nagsipagminindal muna, samantalang ang araw nama'y lumalamig, at nang mapairugan ang anyayang ito ay di náliba't nagpaalaman ang magkukumare pati ng̃ ating dalawa katao at sila'y magkakasamang nanaog.

Sa kanilang paglakad, ay di nakatiis at tumanong si Neneng kay Celso.

—¿Bakit ka natitigilan at ikaw lamang ang malungkot sa lahat ng̃ nagsidaló sa piging?

—¿Napakinggan mo ba ang kundimang kinanta nang bagong dating tayo?—ang pakling tanong naman ni Celso.

—Oo, at marikit.

—Marikit ng̃a, ng̃uni't siyang nakalumbay sa aking loob.

—¿Bakit?—ang tanong ni Neneng.

—Naalaala ko agad ang ating pagkálagay.

—¿Anong kinaalaman natin ng̃ nangyari sa iba?

—Aywan ng̃a at kung bakit siyang sumusurot magpahangga ng̃ayon sa aking loob, na anaki'y gayon ang aking magiging palad.

—Kung gayo'y wala ka ring pagasa sa akin.

—¡Sa iyo!... Hindi, sa iyo'y wala akong ipinang̃ang̃ambang anoman, ang nanang mo ang tila pagbubuhatan ng̃ aking marawal na palad na itatang̃is ta kapuwa.

—Huwag kang magalaala, at bagaman iyan nĝa ang hinahabi niyang kasalukuyan ayon sa kaniyang mĝa pagsasalita sa akin, ay asahan mong hindi napasasakop kanĝinoman ang loob kong ilinalaan sa iyo.

—¿At ano ba ang mĝa sinasabi nĝ nanang mo laban sa akin?

—Huwag mong siyasatin at daramdamin kong magdalamhati ka, asahan mong mamamatay na muna ako bago magibá ang aking puso.

—Sabihin mo sa akin—ang mapilit na hiling ni Celso—at anoman yao'y aking matitiis.

—Huwag, huwag na, maawa ka sa akin na dahil sa iyo'y hindi mangyayaring di magdamdam kung makita kong naghihirap ang loob mo. Huwag mo nang usisain at ako na ang nakikiusap sa iyo, sukat na ang di miminsan kong sinabi na ako ay tunay na iyo at hindi kanĝino man. Magsaya ka at nang hindi ako malungkot sa aking buhay. Tayo ang magsásama hanggang sa libing.

—Oo, naniniwala ako, at kinikilalang iyan nĝa ang tunay mong loob, nĝuni't talastasin mong hindi ang lahat nĝ nasa nĝ tao ay siyang masusunod. Mangyayaring magbago ang iyong puso sa kauupat nĝ inaari mong magulang.

—Hindi magiiba ang aking loob, hindi, kailan ma'y hindi, at walang makapagpapasiyang iba sa aking pag-ibig kundi ang aking sarili.

—Kung walang makapagpapasiyang iba, ay ¿anong kasiraang ipagtapat mo sa akin ang mĝa sinasabi nĝ nanang mo at nang magayakan ko man lamang.

—Hindi pagkakait sa iyo kundi inaalaala ko ang iyong daramdamin.

—Alang-alang sa katamisan ng̃ loob mo sa akin, ay masarap na ang matanto ko, at paniwalaan mong di ko ipagdáramdam.

Sa mapilit na pagúusisa ni Celso ay sinabing lahat sa kaniya, na di naman ikinatinag ng̃ loob nitong pinagsabihan, palibhasa'y malakingmalaki ang kaniyang pagasa sa kadalisayan ng̃ puso ni Neneng na sa kaniya'y ipinagkatiwala, at ang naging sagot na parang siya'y tinitikman.

—Di ko tinatakhang hang̃arin ng̃ nanang mo ang magkaasawa ka ng̃ higit sa akin, pagka't ang nasa niya'y huwag kang mahirapan. Malaking bagay ng̃a naman ang hang̃ad niya sa iyo, ikaw ay magwari, paniwalaan mong mababata ko rin ang lumimot ka kung siyá mong ikapapayapa ang sumunod sa kaniya ikaw ang bahalang magpasiya at ako'y magtitiis na mawalay sa loob mo.

—Anong sarap ng̃ aking tinubo—ang tugon ni Neneng,—sa pagbibigay loob sa iyong mapilit na pagsisiyasat. Ako'y iyong sinusubok.

—Hindi,—ang pakli ni Celso—at pinaiiyanan ko ang iyong loob.

—¿Sa ano?

—Sa pagsunod sa nanang mo na ikaw'y lumimot sa akin.

—Wala akong dalawang puso.

—Sukat na ang isa na magawa mo ang gayon.

—Ang iisa kong puso ay na sa iyo na.

—Mababawi mo rin at isinasauli ko kung siyang kailang̃an.

—Hindi ko kinakailangan, n̄guni't kung itinatapon mo, a'y aaminin ko ang aking masamang palad.

—¡Masamang palad ka! ¿at bakit?—ang tanong ni Celso.

—Pagka't itinátakuwil mo na.

—Hindi Neneng, hindi kita máitatakuwil, ikaw ang aking pinaloloob̄an, salamat kung wala kang pakikiayon sa nanang mo.

—Wala, Celso, at sukat na ang ating nakaliligayang pagkakasundo upang ituring ko na ako'y mapalad. Ipinagtapat ko ang lahat sa iyo at mapilit ang han̄gad mong matanto; n̄guni't wala akong anomang loob sa pagsunod, kailanma'y hindi ako magiiba. Iya'y huwag na nating pagusapan. Ang ibig kong matanto sa iyo ay kung hindi mo babaguhin ang dati mong pagpanhik sa bahay na gaya n̄g pinagkasanduan ta kan̄gina.

—Hindi ko babaguhin—ang tugon ni Celso—yamang sinasagot mo ang balang mangyayari.

Ang pag uusap na ito sa kanilang paglakad ay ay natapus at nagtuluyan ang isa't isa sa kanikanilang tahanan. Naghiwalay ang dalawa na kapuwa masaya sa kanilang pinagusapan at paris din n̄g dating walang anomang nangyari.

# XIV

SA pagtupad ni Celso sa kanilang pinagkásunduan ay nauli sa dati ang kaniyang pagpapalagi ng̃ pagpanhik sa bahay ni Neneng, at di pinapansin ang anomang ipinakikita sa kaniya ng̃ ale, kaya't ito'y sukat na ang umiñgosiñgos, mayamot, lumabi, magpapariñgig ng̃ kung anoanong salita na ang ipinakikilala ay ang malabis na poot.

Lumalakad ang araw na gayon nang gayon ang nangyayari, at sa tuwing papanhik doon si Celso ay walang anomang agamagam ang pagúusap nila ni Neneng. Nang di na yata makabata ang matandang ito ay linapitan si Celso at nagsalitang punongpuno ng̃ kagalitan:

—Napakatigas naman ang loob mo, at anoman ang ipakita ko ay di mo inaalumana.

—Sa anoman po yao'y aking tinitiis at hari nang̃ang siyang ipaglubag ng̃ inyong poot sa akin

—¡Ah! iya'y huwag mong hintayin; sa iyo'y malabis ang yamot ko, at samantalang ako'y buháy ay hindi makakasal sa iyo si Neneng.

Hindi sumasagot si Celso, ng̃uni't ang winika sa kaniyang sarili: "cung gaya ako ng̃ iba ay dapat kong hang̃aring mamatay ka," at dahil sa di

niya pagkibo ay muling nangusap itong talipandas na matanda.

—Kung gaya ko ikaw, ay dapat ka nang sumawa ng pagparito.

—Nariyan po ang aking malaking pagtitiis at katiyagaan,—ang tugon ni Celso,—na dahil kay Neneng ay aking ginagawa.

—Wala kang mararating—ang wika ng matanda—at sayang lamang ang katiyagaan mo at pagpapapagod.

—Sa wala man po akong marating ay makilala man lamang ninyong dalisay na loob ang aking puhuhan sa kaniya, at ito'y sukat na sa akin. Iniibig ko siya ay marapat kong bathin ang anomang kahirapan at di ako naghihintay na matumbasan ang pagtitiis ko sa inyo, alang-alang sa aking magandang nasa.

Ang ale ni Neneng, ay tila naman naglubag ang loob sa mga pakumbabang sagot sa kaniya, nguni't palibhasa'y nananaig sa kaniyang loob ang malaking pagkahinggil sa salapi, ay kahit anong kagandahan ng asal, kabaitan at kalinisan ng puso nitong maralitang nangingibig, ay di niya inaaring masarap at patuloy ang kaniyang mga maling akala na kailan ma'y huwag itulot ang pagibig ni Neneng, at parang hindi niya batid na yao'y hindi mahahadlangan ng kahit libong kamatayan.

At sa katunayan ng bagay na ito, ay anomang bala, anomang pagtakot, anomang salitang malamig, mairog at mapanghalina ó pagsira sa kalagayan ni Celso, ay di isa man nakatinag ng matibay na puso, at bagkus pang lalong nagaalab

sa pagirog, palibhasa'y ang pusong iya'y lubhang malinis at nahihiyasan ng̃ magandang asal.

Sa di mapipigil na lakad ng̃ panahon na nagpapatnubay sa dalawang puso sa magiging hangga ng̃ kanilang naglalayag na buhay sa malawak na mundo, si Neneng at ang kaniyang inainahan bagama't hindi nagkakasundo, ay magkasama ring nagbalik sa Nabutas, at sa tuwing pasko ng̃ pang̃ang̃anak, mahal na araw, pista ng̃ kanilang sariling bayan ó may iba kayang malalaking kadahilanan ay nagsisiuwi sila, na walang anomang ipinagbabago ang magiliw na pagtiting̃inan nilang dalawa ni Celso at ipinaghihintay lamang ng̃ panahon upang bigkisan ng̃ di makakalas na tali, ay sarisaring bagay ang kanilang pinagdaanan, na pawang nakalulungkot sa kanilang mg̃a puso, gaya nang matatanto natin sa mga susunod na kapítulo.

o
o o

Ang kamatayan, na di mangyayaring málisan ng̃ tao; ang mapanglaw na hangga ng̃ ating ipinagmamalaking buhay sa mundong ito, dito sa kahapishapis na bayan na parang asong napapawi pagka't natatapus ang lahat ng̃ bagay, iyang marawal na sandali at kalunoslunos, iyang kapaitpaitang paghihiwalay ng̃ ating katawang lupa at ng̃ kaluluwa, iyang kalumbaylumbay at katakottakot na pagharap sa dakila at kataastaasang hukuman ng̃ Dios na magtatadhana ng̃ ating kahulihulihang daratnin ay sapilitan ng̃ang mangyayari at di matatalikdan ng̃ kahit sino,

Iyan ng̃a ang unang tudla na di nagpitagang tumarak sa puso ni Neneng, iyan ang kaunaunahang pighati na halos lumagot ng̃ kaniyang hining̃a, iyan ang kapaitpaitang dulot ng̃ sukab na panahon, iyan ang sákit na di madalumat tuwing mamamasdan ang bangkay ng̃ kaniyang inang pinagkautang̃an ng̃ buhay, at ang lalong humahapis sa kaniyang loob ay ang di niya pananatiling maglingkod palibhasa'y nagpakawili siya sa piling niyaong nagtatahitahi ng̃ marawal niyang palad.

Kung minsa'y natatang̃a sa gayong buhay at madalas na isinusurot ng̃ sariling budhi ang matagal na panahong sinayang sa piling ng̃ kaniyang inainahan.

Sunodsunod na pagsisi ng̃ kaniya ring sarili ang humahambal sa kaniyang loob kung maalaalang di na mapagbabalikan ang maraming araw na sa kaniya'y lumipas. Kung minsa'y lumapit sa sinapupunan ng̃ bangkay, kung minsa'y yakapin, hagkan at ang nanglalamig na mukha'y pinaliliguan ng̃ kaniyang mapapaklang luha na anaki'y kusang pinabubukal ng̃ lubhang mapapait niyang pagsisisi.

Napupukaw sa kaniyang dibdib at halos umaalingawngaw yaong malambing na voces ng̃ pagtawag sa kaniya at punongpuno ng̃ paggiliw na naghihimakas sa malungkot na pagpanaw sa buhay na ito; at bagaman may mg̃a dapat ipaghinanakit sa kaniya, ay panay na pagmamahal ang ipinamalas at siya ang pinaglagakan sa dalawang kapatid na noo'y musmos pa. at ang lalong nakalulu-

nos na alalahanin ay ang kahulihulihang biling siya'y magpapakabait.

¿Gaano kaya kalaki ang kaniyang kasakitan sa mña sandaling yaon? at ¿ano naman ang mapaghahalintularan natin sa kaniyang pagsisisi na ang isang ina na di mapapalitan kailanman ay di niya minsan mang nakalukob dahil sa pagkawili niya sa kaniyang inainahan? ¿mapaglilingkuran pa kaya niya ng̃ paglilinkod anák, ay bangkay nang nanglalamig na nasa kaniyang kandung̃an, ¡ay! hindi maiulat ang kapaitpaitang sákit na sa kaniya'y nagpapahirap, palibhasa'y di na niya mapagbalikang muli ang panahon.

Itó ng̃a ang kaunaunahang pighati na hindi nagsawang umiwa sa puso ni Neneng, ito ang unang araw na lubhang masaklap sa kaniyang buhay, araw na napakasung̃it na halos di na niya makayanang bathin, dang̃at namamalas niya ang lubos na pagdamay at laging pagaliw ng̃ sa kaniya'y gumigiliw nang taos sa puso, na liban doo'y wala na siyang maituturing pang sukat makalibang sa halos ikamatay na sákit ng̃ loob.

Naulila si Neneng, lubos na ulila, at sa mundo'y napagisa ang kaniyang buhay, na siyang pinaglagakan ng̃ dalawang kapatid na bunso upang siyang magmulat sa kanilang pakikipamayan dito sa bayang kahapishapis.

## XV

MULA sa mapait na kamatayan nḡ iná ni Neneng na lubhang ipinamanglaw nḡ kaniyang puso, ay lubos na pinagpitaganan ni Celso, na di man lamang binanggit minsan man ang kanilang mḡa dating paggigiliwan, iginalang nḡ taos sa puso ang kaniyang kalumbayan at ang luksang pananamit na tagapagpahayag nḡ kaniyang masaklap na pagkaulila, at kung kinákausap man ay liban na lamang sa manakanakang pagaliw upang gumaangaan ang halos umiinis na kaniyang pagpipighati.

Nang makaraan ang ilang buwan ay muling nagbalik sa Nabutas, na kasama ang inainahan at ang dalawang kapatid na sa kaniya'y ipinagbilin nḡ inang namatay, at doon na sila nanḡalagak, samantalang si Celso ay walang ilinílibang sa pagkakalayo nilang ito kundi ang dakilang paniniwala sa di mahahalagahang katapatang loob at dalisay na pagibig na kanilang pinagisa at muling sinariwa bago sila naghiwalay.

Isa sa mḡa araw na yaon nḡ pagkalayo nila na tila naiinip na si Celso at walang anomang balita sa pagkalagay nḡ na sa malayo ay dinalaw siya ni Tetong na isa niyang tapat na kaibigan na wari'y may

malaking bagay na ipinagsadya sa kaniya at lubos na pinakanais ang magkasarilinan sila ng̃ paguusap, at gayon ng̃a ang katotohanan na ang kaibigang ito ay siyang naghatid sa kaniya ng̃ madlang bagay na halos lumalason sa kaniyang buhay ayon sa masasaklap na pagkatanto ng̃ dapat din namang damdamin ng̃ isang kaibigan, kailanma't may tapat na pakikisama.

Di ng̃a nabata ng̃ kaibigan at sa pagsasadyang ito, ay walang ibang tangka kundi ang ipahayag ang boong nangyari, ng̃uni't pinákatarok muna ang loob, na baka ang kaniyang pagtatapat ay maging isang kapahamakan, kaya't untiunting ginigitilan sa pamamagitan ng̃ ganitong mg̃a tanong:

—¿Wala ka bang tinatanggap na balita buhat nang sila'y umalis?

—Wala ng̃a—ang tugon ni Celso—at siya kong pinaninimdim na may ilan nang araw.

—¿Ano ba naman ang loob mo sa kaniya ng̃ayon?

—Gaya rin ng̃ dati pagka't si Neneng nama'y isang babaeng tapat na puso, at dahil doo'y dapat ko siyang pakamahalin, at wala akong anomang agamagam na magkukulang sa aming matamis na pagkakasundo.

—Kung gayo'y malakingmalaki ang pagasa mo sa kaniya?—ang muling tanong ni Tetong, na pinakawawari ang kaniyang loob.

—Oo, at kailanma'y hindi nagpakita ng̃ aking ipagdadalamhati.

—¡Ay Celso!—ang buntonghining̃a ng̃ kaibigan—¡mapalad ka!

—Oo, mapalad ako, pagka't may isang pusong kaibigan ang aking puso, at nagmamahalan silang dalawa.

—Hindi íyan ang sinasabi kong palad, kundi ang labis na pagkapalagáy ng̃ loob mo sa kaniya.

—Oo, ng̃a, at kapalaran ko rin ang pagasâng ito, palibhasa'y tapat na tapat ang loob niya sa akin.

—Kailang̃ang huwag kang lubhang malulong sa pagasang iyan.

—¿At bakit?

—Pagka't ang babae, kailanma'y dapat nating paging̃atan.

—Oo, batid ko ang bagay na iyan, ng̃uni't si Neneng ay nakikilala kong lubos, at siya na lamang ang dapat kong pakalakhin sa lahat ng̃ mg̃a babae.

—Namamali ka.

—Hindi, at siya'y may dalisay na puso.

—¿Ibinibilang mo ba naman ang tapat kong pakikisama sa iyo?

—Oo, Tetong,—ang tugon ni Celso—at iya'y dating batid mo na.

—Kung itinuturing mong may halagá sa iyo ang aking pakikisama, ay bayaan mong magpahayag ako ng̃ isang katotohanan.

—Sabihin mo, at di mo naman ako ibinibilang na kaaway, ¿at kung gayon palá, ay siya mong ipinaghang̃ad na ako'y lihimin?

—Oo,—ang tugon ng̃ kaibigan—pagka't ang daramdamin mo ay dinaramdam ko rin..

—Salamat, maraming salamat sa tapat mong

loob, ¿at may natanto ka ba sa kaniyang kilos na dapat ikapawi nĝ aking pagasa?—ang dugtong na tanong ni Celso.

—Oo, at di mo siya dapat pagkatiwalaan,

Isang palaso ang anaki'y tumarak sa puso ni Celso sa sandaling ito, at ang tanong sa kaibigan:

—¿At ano ang namalas mo, kailan at paano ay sa siya'y na sa Nabutas?

—Oo, naroon nĝa siya, at ako'y doon galing kahapon.

—Naparoon ka pala'y di mo na nasabi sa akin ay batid mong maluwat na kaming hindi nagkikita. Kung nagsabi ka, ay sulat man lamang sana ay nakapagpadala ako sa iyo.

—Hindi ko tinatangka ang pagparoon at ako'y inakit lamang nĝ mĝa kasama, datapuwa't di ka man nakapagbilin sa akin ay ginawa ko ang marapat, kinumusta ko siya sa nĝalan mo, at siya man nama'y nagpapakumusta rin sa iyo, nĝuni't dahil sa pagkapansin ko na may kaagaw ka sa kaniyang puso, ay di ako umalis agad hanggang hindi natantong magaling.

—¿At siya ba'y nagpahayag sa iyo, tungkol doon?

—Hindi.

—¿Ay paano ang ginawa mo sa pagkaalam?

—Pinakipagkilalanan ko ang bago niyang kakilala na siya mong kaagaw sa kaniyang pagibig.

—Yao'y walang kailanĝan,—ang tugon ni Celso —at doon ko lalong matatarok ang katibayan nĝ

kaniyang puso, kung may pagtatapat ó wala sa akin. ¿Anong kasiraan ng̃ ibigin siya ng̃ iba?

—Oo na ng̃a, ng̃uni't tila may inilalaan siyang loob sa lalaking iyon.

Bagong tudla na naman ang umiwa sa puso ni Celso at ang malungkot na tanong sa kausap.

—¿Diyata't may ilinalaan siyang loob?

—Oo, at ayon sa sabi sa akin ng̃ lalaking yaon nang kami'y magkausap, ay mabuti ang pagtanggap sa kaniya kung siya'y nananhik doon, kaya't nagbubumabad halos at may nakikitang bukas na pintuan sa kaniya, bakit ang isa pa'y ang nanang ni Neneng ang tila malakingmalaki ang pagibig, at batid mo na ng̃ang ang hinahanap niya ay ang may mariwasang pamumuhay.

—Salamat kung doon niya matatagpuan ang lalong katahimikan ng̃ kaniyang buhay,—ang pakli ni Celso—sukat na ang ako'y hindi nagkulang sa kaniya, at may katuwiran akong makapagsalita, samantalang siya ay walang anomang masasabi sa akin.

—At di mo ba ipinagdáramdam ang siya'y makita sa sinapupunan ng̃ iba?

—Mangyaring di ko daramdamin, alangalang man lamang sa dumaang panahon at pagkalulong ko naman sa pagibig, ay wala pala siyang kahulugang babae, ng̃uni't sa anoman yaon, ay sukat na ang magtiis, yamang hindi tayo makasusukat ng̃ ating magiging hangga.

—Cung gayo'y wala ring anoman sa iyo.

—Walang anoman, ¡oh!... hindi walang anoman, at iya'y halos kamatayan ko, datapuwa't

kailangang matutuhan natin ang pakikiayon, at ¿sino tayong makapagaalis ng̃ ating kasaliwaang palad kung siyang itinatadhana ng̃ Lang̃it sa ating buhay?

Sinasabi lamang ito ni Celso, ay halos nadudurog sa pagtitiis ang kaniyang puso sa dagsa ng̃ mg̃a kahirapang linalang ng̃ gayong makamandag na balita, ng̃uni't hindi nagpahalata sa kaibigan at pinakatimpi sa kaniyang sarili.

Gayon ma'y hindi nakatiis at tumanong na muli ng̃ ganito:

—¿Ano naman ang nápansin mo nang magpakumusta sa akin?

—Wala—ang tugon ni Tetong—liban na sa tinatakhan kong hindi pagbibilin sa iyo ng̃ ibang bagay, ay batid ko ng̃ang maluwat na kayong hindi nagkikita.

—Baka nag-aalaala sa iyo ng̃ pagpapahayag.

—Hindi, Celso, at talastas niya na ang inyong pagiibigan ay hindi nalilihim sa akin, at hindi naman dapat malihim, pagka't tanto rin naman niyang may malaki tayong pagpapalagayang loob; at bukod sa dito'y noong hindi pa sila nanalis na kamamatay ng̃ kaniyang ina, ay madalaskang nasasabi sa akin at hanggang naipahayag ang inyong magandang pagkakasundo, kaya inakala kong dahil sa turing na magkaibigan tayo ay wala siyang dapat ipang̃amba, ng̃uni't sa pagibig kong matarok kung may ipinagbabago ang loob niya, ay hinihintay ko ang kaniyang pagkukusa,

—¿Kung gayo'y walang anomang ibang bilin kundi ang sinabi mong pakumusta?

—Walang wala, kaya ipinalagay kong ibig nang manglamig ng̃ kaniyang loob, at hindi malayong nahikayat din ng̃ dating batid mong paglamuyot ng̃ kaniyang inainahan.

—Aywan ko rin, pagka't matibay na ipinang̃ang̃akong hindi magiiba ang kaniyang loob, ng̃uni't dapat na nating makuro kung ano ang babae.

—¡Ah! iya'y katotohanan—ang pakli ni Tetong —at ang masasabi ko'y hihirang̃in mo sa mundong ito ang may dalisay na puso.

—Aywan din, ang maitutugon ko sa iyo, at magpang̃ayo'y di ko iniisip na magkukulang si Neneng sa akin, pagka't bukod sa nakikilala kong kaniyang malinis na loob, ay malasmasin mo't sa maganda niyang mukha, ay di dapat tumubo ang maruming asal.

Napang̃iti ang kausap, at ang tugong aglahi:

—Kaya pala gayon na ang iyong pagkakatiwala kay Neneng eh, ang palagay mo'y isang taga lang̃it ah.

—Hindi naman, kailanma't masama ay talagang masama, at kung mabuti, ay ¿ano naman ang dapat nating itawag?

—¡Ay, Celso! nápakalaki ang pagibig mo sa kaniya.

—Oo, at wala na akong maipapantay sa kaniya at nakita ko na ang katapatang loob sa akin.

—Di ko pinupuwing, at ako ma'y makapagpapatotoo ng̃ kabaitan niya, ng̃uni't lalong mapato-

totohanan ko sa iyo, na ang tunay mong kaagaw ang siyang nagpahayag sa akin.

—¿Nang ano?

—Na may ikinawiwili siya kay Neneng

—At kinakandog daw ba siya kung siya'y naparoroon.

—Aywan, ¿at gayon na ba lamang ang dapat ikawili ng̃ isang lalaki? ¿wala na bangang ibang bagay na sukat ikalulong?... ¡Ah! bulag na bulag ang pagibig mo kay Neneng, bagay na di dapat at kinakailang̃ang huwag ipábigay ang loob, alalahanin mong marupok ang puso ng̃ babaye at ang karaniwa'y binabalot ng̃ katamisan ang lalong mararawal na akala na madalas ikanlong sa mga balatkayóng kilos at pinapagníningning ng̃ mg̃a bulaang pang̃ung̃usap. Ikaw rin, ipinahayag ko lamang sa iyo ang aking nabalitaan, palibhasa'y ang damdamin mo'y dinaramdam ko rin; kung hindi ka naniniwala ay nakatupad na ako sa tapat na tungkol ng̃ mabuting pagsasama.

—Oo, at iya'y pinasasalamatan ko sa tapat mong loob,—ang tugon ni Celso—ng̃uni't matanto mong hindi tayo dapat maniwala agad; mangyayaring ang lalaking yaon ay isang mapagpanggap lamang at iya'y marami sa gaya natin, na dahil sa kapalaluan ay inaaring dang̃al ang másabing iniibig siya ni Fulana, nagkágayon sa kaniya ang gayong babaye at ito'y walang agamagam na ipamarali kahit kang̃ino, kaya kung sinabi man sa iyo ang gayon ay di ka dapat maniwala, at ¿anong kináalaman natin kung ang hang̃ad lamang ng̃ lalaking iyon ay siraan ng̃ puri si Neneng at baka

sakaling dahil doo'y paghabulin siya, ¡kaylaking kaululan ng̃ mg̃a gangganiyang tao na kung kaya náibig ng̃ kaawaawang babae ay napipilitan lamang sa pamamagitan ng̃ madlang marung̃is at kahalayhalay na paraan!

—¿At kung gayo'y di ka naniniwala sa akin? —ang tanong ni Tetong.

—Naniniwala ako na nagpahayag sa iyo ang lalaking iyon, ang hindi ko pinaniniwalaan ay ang pagkukulang ni Neneng, pagka't batid ko ang kadalisayan ng̃ kaniyang puso, hindi mangyayaring ang tapat niyang loob ay marahuyong gumiliw sa iba, hindi, hindi Tetong, hindi makapagkukulang si Neneng sa akin.

Sa pagúusap na ito, na tila nagdamdam si Tetong na walang naging kahulugan kay Celso ang kaniyang balita, ay napaalam sa kaibigan na ang winika sa sarili; "bulag na bulag sa pagibig ang taong ito kaya nagkakagayon.

Si Celso, ay natira sa pagbabalakbalak na nagtatalo sa loob ang paniniwala sa balitang tinanggap at sa pagasa sa kalinisan ng̃ pagibig ni Neneng.

# XVI

SA pagiisa ng̃ ating binata nang lisanin na ng̃ kaniyang kaibigan, bagama't labis ang pag tutol at di paniniwala sa balitang inihatid sa kaniya, ay untiunti ring nabubuo sa loob ang may katuwirang paghihinala, ayon sa nangyayari at sa malinaw na pagpapatotoo ng̃ tapat niyang kaibigan.

Masaklap na gunita ang idinudulot ng̃ kaniyang mg̃a pagwawari at ang pusong dating tahimik sa matamis niyang pagasa, ay sinasalab mandin ng̃ marubdob na panibugho at pinapagtitibay ang bagay na ito ng̃ malaong pagwawalang bahala ni Neneng sa gayong kaluwat nang hindi nila pagkikita.

Nanglulupaypay ang kaniyang loob na pinasasakitan ng̃ makamandag na sapantaha, at kung alalahanin ang araw ng̃ ligaya na sa kanila'y dumaan ay siyang nagpapahirap sa kaniyang sarili; ang maiirog na pang̃ung̃usap ni Neneng na kaniyang ikinapalulong sa bulag na pagasa, ang pagibig na ipinapantay niya sa lalong mahahalagang bagay, sa sandaling yao'y naging mabisang

lason na halos ibig magpatigil sa tibok nḡ kaniyang puso,

—¡Taksil na babaye!—ang wika—¿anong adhika mo sa pakunwaring pagsinta na pinakahiyasan nḡ maririkit na panḡako? ¿karanḡalan mo kaya na ang tapat kong puso'y nailusong mo sa karumaldumal na kabulaanan? ¡ah! dapat kong sisihin ang panahon at ang aking sarili, datapuwa't ¿sukat na kaya ito? hindi, ito'y hindi sukat, ¿at sinong magsasauli nḡ nabuyong loob ko sa iyo? matutumbasan mo kaya nḡ lalong katamistamisan mong panḡunḡusap ang paglililong iyan?—hindi, kailanma'y hindi, at sukat na sa akin ang pagkadaya mo, ¡taksil na babaye! ¡walang loob! kasuklamsuklam ka sa akin nḡayon at pakalilimutlimutin, pakaiilagan kita at ibibilang sa lalong malupit kong kaaway; datapuwa't ¿ano kaya ang aking mapagsasapit? ¿ano ang makaaaliw sa buhay ko? at ¿sino pa ang babayeng dapat asahan kung ang paglililo'y talagang katali na nḡ pagibig? ¡ay! si Neneng na hinahanḡaan ko sa pagmamahal at ibinibilang kong mahigit sa iba, ay ganito ang kináhinatnan, ang babayeng sahol sa bait at walang pusong paris nḡ kaniya, ¿ano kaya ang mahihintay kong kapalaran? ¡ay! wala, walangwala kundi ang lalong málubog sa burak nḡ kádustaan, pagkasawi at kapanglawpanglaw na pagkaaba, ¡oh marawal na palad! ¿anong kahulugang nḡ mundo sa akin? ¿ano pang halaga nḡ mabuhay kung wala nang maituturing na isang tapat na loob na mapagkatiwalaan sa palad? ¡ay Neneng! anong laki nḡ kahirapang ibinigay mo sa pinagubusang pa-

lad ko ng̃ iyong pagting̃in at pinakabusog sa iyong pagibig, ¡anong pagkalaking halaga mo sa aking loob sa panahon ng̃ napakaimbi at paimbabaw na iyong pagmamahal! at hindi man lamang sumagi sa isip ko na ang masarap mong pakikisama'y siyang pinagkakanlung̃an ng̃ mararawal mong ugali; námali ako at hindi naghinagap kamuntiman sa malinis mong puso, inubos kong gugulin sa iyo ang panahon at ang aking tapat na pagibig, inasahan kong may kahulugan ka sa iyong pagkababae at ibinilang na mahigit sa iba ang aking palad, datapuwa't ang palad na ito'y siyang tunay na larawan ng̃ayon ng̃ lalong karumaldumal na anyo, palibhasa'y inilublob mo sa kasuklamsuklam na luad ng̃ iyong paglililo.

Ito ng̃a ang mg̃a hinagap na pinagtahitahi ng̃ balitang tinanggap ni Celso, ng̃uni't nang makaraan ang ilang araw ay untiunting nagagamot sa puso ang damdaming ito, at niyari sa sariling hanapin sa iba ang katahimikan ng̃ kaniyang loob at nátira na lamang sa gunitang ganito ng̃a ang mahinang puso ng̃ babae. Inaring tadhana ito ng̃ kaniyang masamang palad at kusang ipinaanod ang loob sa balang mangyari; anopa't pinagpilitan ni Celso na mapakiayunan at bagayang lubos ang ganitong naging palad.

Hindi nalaon, ay naging parang walang anoman kay Celso ang pagdaraya sa kaniya at kinikilala niyang yao'y karaniwang mangyari, isinaloob na hindi siya dapat magpakalulong sa damdaming yaon, at itinadhana sa loob na sariwaing muli ang nalantang pagibig ni Enchang na da-

ting nágagawi sa kaniya, gaya ng̃ natanto na natin sa kaunaunahang kabanata nito, samantalang si Neneng naman, ang katotohanan, ay umiibig sa kaniya ng̃ tapat at kailanma'y hindi nagkukulang sa kalinisan ng̃ puso.

# XVII

Ang pagibig na dalisay
kailan ma'y di nanglupaypay.

TANGHALING tapat. Isa sa mg̃a araw ng̃ buwan ng̃ Mayo, at sa malinis na bughaw ng̃ Lang̃it ay walang anomang pang̃inoring nakasasangga sa halos parang apoy na init ng̃ araw.

Sa pasigan ng̃ dagat sa tapat ng̃ Malabon na ang lalong maliliit na buhang̃i'y maayos na pinatag ng̃ mahihinhing simpok ng̃ alon at tipingtiping inumaga sa malawak niyang pangpang, ay pinapamuhaghag ng̃ init at nagsisipagbagang halos sumusunog sa lalong makapal na talampakan ay dalawang binibini ang nagsisipagtumuling anaki'y may hinahabol. Sa maliliit nilang mg̃a paa'y parang walang anoman ang init ng̃ buhang̃ing tinátalaktak.

Ang isa sa kanila'y nagkakangpuputot sa sunong na balutan at ang isa nama'y isang malaking bakol ang dala, na bagaman walang laman ay nápapagkilalang may kabigatan din na pinaghá-halihalili sa kana't kaliwang kamay.

Humihing̃al sila sa init at sa nagbabagang buhang̃in na totoong nagpapasákit sa kanilang mg̃a

paa, na halos di na makatagal na itungtong ay nagsipagpumilit sa paghanap ng̃ isang lilim na mapagpahing̃ahan upang magpalipas ng̃ kanilang pagod.

Lalong nagsipagtumulin nang makatanaw sa malayo ng̃ isang punong kahoy at ang kanilang tangka ay doon sumilong at magparaan ng̃ ilang sandali.

Sa dikawasa'y dinating ang lilim na ito, at palibhasa'y pagal na pagal kapuwa, ay halos ilinagpak ang kanikanilang dala, nagsipagalis ng̃ tapis at pinakayamang ilinatag sa may dakong puno ng̃ kahoy at mahinahong nagsiupo.

Pagal na pagal at sa pagkaupong ito'y ináakit wari ng̃ nasang huwag nang umalis at ibig pa manding magsihilig, dang̃a't na sa iláng na lugar at kapuwa sila nang̃ang̃amba.

Mapamayamaya'y muling nagsilakad na di humihiwalay sa pasigan hanggang sa natausan ang isang ilog na nakasang̃a sa dagat.

Sa ilog na ito'y karaniwang dumaan ang mg̃a bangka, na patung̃ong Bulakán, kaya't dito sila nagsitigil at parang naghihintay ng̃ mapapakinakyan, samantalang nawiwili sila sa manakanakang simoy ng̃ hang̃ing nagbibigay lugod sa kanilang mg̃a katawang hapó.

Sa lilim ng̃ isang mayabong na kahoy ay doon sila nang̃agupuang anaki'y nang̃asa sarili nilang pamamahay, palibhasa'y nang̃asasabik sa pagkápahing̃a.

Ang isa sa kanila'y payapangpayapang nakahilig sa malaki niyang balutan ng̃ damit at ang

isa nama'y sa nakataob niyang bakol na waring may mabigat na dala sa kanilang mg̃a loob na mahahalaga at darakilang bagay.

—Neneng,—ang pagdaka'y binigkas ng̃ nakapaniin sa bakol—¡anong laking kapang̃ahasan ng̃ ating ginawa!

—¿Bakit Memang?—ang tanong ng̃ nakahilig sa kaniyang balutan.

—Maraming bagay ang dapat nating ipang̃amba sa iláng na ito, pagka't bukod sa ating pagkababae na tutoong napapang̃anib ng̃ayon, ay mangyayaring matagpuan tayo ng̃ magúusig sa atin at di malayong ipahanap tayo agad ng̃ nanang pagkaalam ng̃ ating pagalis, at kung tayo'y makita, ay kahabaghabag tayo sa di masasalangsang na kaniyang galit, at ang isa pa'y kung magkátaong walang bangkang magdaan dito ¿saan tayo magpaparaan ng̃ gabi? ¡laking kapusung̃an ng̃ ating ginawa! tayo'y kapuwa nabulagan at di pinagbalak muna ang mg̃a kasaliwaang palad na mangyayari.

—Huwag kang magalaala—ang tugon ni Neneng,—tayo'y walang masamang adhika sa ating pagalis, kaya umaasa akong kakasihan tayo ng̃ Lang̃it at di tayo pababayaan; huwag kang magalaala at kung walang magdaan dito hanggang kumiling ang araw ay may panahon pa tayong makabalik bago gumabi.

—¿At saan tayo paroroon?—ang tanong ng̃ kausap.

—Ipaubaya mo sa akin ang lahat at ako ang bahala,—ang tugon ni Neneng, na ipinakikilalang

may matapang siyang loob na di agad nágugulat sa harap ng̃ mg̃a pang̃anib, kailanma't matatapat na bagay ang kaniyang pinanghahawakan.

Palibhasa'y bagama't may kamuraan pa si Neneng, at ang totoo'y lalabingwalong taon ang kaniyang gulang nang ito'y mangyari, ay may maliwanag siyang isip, malubay na magkuro, ng̃uni't tiyak sa pagyari ng̃ isang bagay na kaniyang maisipang gawin, may matigas na pusong hindi agad nasisindak sa gitna ng̃ mg̃a kapinsalaan, ng̃uni't ang katigasang ito'y madaling lumambot at pasukuin ng̃ matuwid.

Ang pagtatanang ito'y di mamakailang tinangka at hanggang sa inabot ng̃a ng̃ kaniyang inainahan, na kaipala'y náaalaala pa ng̃ mg̃a irog na nagsisibasa, datapuwa't sa huling pagalis na ito ay totoong nahilo sa paghanap ang matanda at walang naging kahulugan kay Neneng ang labis niyang ing̃at na walang ibang tangka kundi ang piliting ibuyo sa pagsusukab ang malinis na puso ng̃ kaniyang anak-anakan.

Nang mapansin ng̃ ale ang pagalis ng̃ dalawa ay agad nang siniyasat ang aparador ng̃ pamangkin, at pagkahalatang dinala ang karamihan ng̃ damit ay nagng̃ing̃itng̃it na sinabi: "lumayas ang walangturing at di na ako inalaala," "magbabayad ka sa akin" ¿saan ka paroroong hindi kita matatagpuan? ¡magbabayad ka! at noon din ay nanaog, hinanap sa mg̃a bahay ng̃ mg̃a kakilala nilang malapit sa pook na yaon, ng̃uni't sukat ang napagod lamang at ito ang lalong ipinagalab ng̃ poot sa dalawa.

Sa dikawasa'y nakatanaw ng̃ bangkang dumarating ang dalawang binibining nagpapahing̃a, na siyang nakalibang sa loob ni Memang na halos ibig nang umiyak sa paninimdim na magabihan sila sa iláng na kinalalagyan, at biglang sinabi kay Neneng na anaki'y ibig nang makatulog sa masarap na simoy ng̃ hang̃in at ang parang namamanghang tanong nito:

—¿Malapit na ba?

—Oo, ayusin mo na ang iyong balutan at kung mátapat dito'y kasunggabsunggab na lamang.

Si Neneng nama'y agad nang nagbang̃on, hinusay ang kanilang dala at pagkálapit, ay pinakiusapan ang gumagaod, salamat at hindi tumanggi bagama't tigib na tigib sa karamihan ng̃ lulan.

Ang madlang dinatnan nila sa loob ng̃ bangka ay paraparang nagsisipanggilalas sa kanilang pagtugpa sa gayong iláng na mapang̃anib, at parang nang̃apapataka sa kanilang malabis na kapang̃ahasan, kaya't di nakabatang tumanong ang isang sa kanila'y lubos na nakakikilala.

—¿Saan po kayo buhat at dito sa iláng at mapang̃anib na lugal tumugpa?

—Kami po'y sa Nabutas galing at namaybay kami sa dagat hanggang dito,—ang tugon ni Memang.

—At saan kayo patutung̃o, na tila wari malaking kailang̃an ang inyong hinaharap.

—Hindi po naman lubhang malaki, ibig po lamang naming mauwi sa Bulakán.

—Nakapagtataka po ang inyong paguwing iyan —ang pakli ng̃ isa.

—¿Bakit po?

—Pagka't tila umiilag kayo sa pistahan. ¿Di po ba ang sabi niyo'y sa Nabutas kayo galing?

—Oo nḡa po.

—¡Aba! ay sa makalawa po ay pista na roon, ay nḡayon pa kayo nakaisip umuwi.

—Kami po'y di lubhang mahilig sa mḡa pistahan, kaya walang kailanḡang sukat makapigil sa aming paglakad.

—Malaki manding bagay ang kanilang paguwi, —ang sabad nḡ isang hindi mákali ang bibig.

Hindi na sumagot ang alinman sa kanila sa lubhang mausig na paguusisa at ipinalagay nḡ dalawang binibini na walang ibang tunḡo kundi ang magkaroon nḡ paraang málapit sa kanila, bagay na hindi mangyayari, pagka't ang dalawang ito, bukod sa may inimpok na kabaitan, ay walang nanḡásasaloob liban sa kanilang pagtatanan, na kung paano ang paraang gágawin upang mailagan ang masasamang budhing ipararatang sa kanila, samantala namang patuloy ang kanilang paglayag, na bagama't untiunting gumagabi ay nálalapit naman sa kanilang pinatutunḡuhan.

o

o o

Sa kinágabihan nḡ araw na ito ay dumalaw na muli si Celso kay Enchang na pinagdoroonan nḡ kaniyang loob at siyang inaaring lunas na pangaliw sa masaklap na paglimot nḡ una niyang inibig, ayon sa balita na kaniyang tinanggap at pinagtibay nḡ tapat na loob na kaibigan.

Si Enchang na di nagiiba sa kaniyang sapantaha, tungkol sa pabilin nḡ násа Nabutas, ay tumanong kay Celso nḡ ganito:

—¿Masaya ka ba nḡayon?

—Iya'y di mo dapat siyasatin, pagka't batid mo nang sa harap mo'y nalilimutan ko ang lahat nḡ hirap.

—¡Bulaan!—ang tugon ni Enchang.—¿sa harap ko?

—Oo, sa harap mo na aking lanḡit.

—¡Bulaan! Hindi ang pagparito mo ang dapat mong maging kasayahan.

—¿At alin pa?—ang tanong ni Celso na tila humahanḡa.

—¿Alin?—ang pista sa Nabutas, ang pistang pinakahihintay mo, ay malapit na, iyan ang iyong ligaya at hindi ang pagparito mo na nagpaparaan ka lamang nḡ panahon.

—¿Bakit ko hihintayin, ay sinabi ko na sa iyong wala akong gayak na paroon?

—Iyan nḡa ang sinasabi mo, nḡuni't hindi siyang katotohanan at inaasahan ni Neneng ang pagparoon mo.

—Hindi, hindi niya dapat asahan at sinabi ko na sa sulat na ako'y hindi paroroon.

—¡Ang sulat mo! ¿ipinabasa mo ba sa akin ang sulat mong yaon bago mo ipinadala?

—Hindi nḡa, at ipinadala ko agad pagkatapos na gaya nang binanggit ko na sa iyo noong magabihan ako sa pagparito, ¿naalaala mo ba?

—Oo, naaalaala ko, at di nalilimutan na kaya ka ginabi nḡ pagparito noon, ay sumulat ka pa

sa kaniya, ng̃uni't ipinadala mo at hindi ipinabasa muna sa akin.

—Hindi ko naipabasa sa iyo,—ang tugon ni Celso—pagka't umalis nang gabi ring yaon ang taong pinagpadalhan ko.

—Kaya ng̃a hindi ako naniniwalang hindi ka paparoon, ay hindi ko nababasa kung totoong isinulat mo ng̃a sa kaniya ang di mo pagparoon.

—Maniwala ka—ang tugon ni Celso—at wala akong anomang ilinilihim sa iyo.

—Salamat sa tapat mong loob,—ang pakling parang nanunuya ni Enchang.

—Kung paroon ako, ay saka ka na magsalita ng̃ balang ibig mong sabihin; ng̃ayon ay wala na akong bibig na mang̃usap sa iyo yamang hindi mo rin pinaniniwalaan; sukat na ang pagtatapat kong ito, at saka mo na hatulan sa mangyayari; ako'y aalis na,—at sinabayan ng̃ tindig, na parang may sukal ng̃ loob.

—¡Ah! aalis ka at nabanggit ko ang ikinakanlong mong pagpasa Nabutas.

—Hindi dahil doon,—ang tugon ni Celso—kundi ang dinaramdam ko'y ang di mo paniniwala sa akin ay batid mo nang ang boong lilim ng̃ aking puso ay ipinagkakatiwala ko sa iyo.

—¡Oh! anong pagkalaki ng̃ halagá ko sa iyo, ng̃uni't sa salita mo lamang at kung iyon ang katotohanan ay dapat kong ituring na ako'y mapalad.

—¿At hindi ba?—ang tanong ni Celso.

—Hindi ano,—ang tanong ni Enchang.

—¿At hindi mo ba itinuturing na mapalad ka?

—Aywan, kung mapalad ako sa ganitong mg̃a hinagap na di mapapawi sa aking loob.

—Ikaw ang naghihinalang magisa, at iyan ang nagpapahirap sa iyo; sa akin ay walang anomang katunayan ang mg̃a sapantaha mong iyan,

Natapos sa ginayongayon ang kanilang salitaan, at samantala nama'y sumadsad ang bangkang sinakyan ng̃ ating dalawang binibining naglayag.

Nanaog si Celso na gaya rin ng̃ dating oras na pagalis niya, at bagamang may sukal ng̃ loob itong naiwan, ay naghiwalay silang matamis, at nagtuloy nang umuwi si Celso.

# XVIII

Pagsadsad na ng̃ bangkang linulanan ng̃ ating dalawang binibini, ay nagmadaliang umahon at nagsitung̃o sa kanilang bahay, na sa pagtutumulin nila ng̃ paglakad, ay waring namatyagan ang tila humahang̃os na tao at sila ang hinahabol.

Sa dilim ng̃ gabing yaon na sila na lamang halos ang lumalakad at bagaman may mang̃isang̃isang ilaw sa lansang̃an na kanilang namamalas ay di mangyaring hindi mapukaw sa kanilang mg̃a loob ang isang guniguni sa gayong gabing matahimik, kaya't lalong nagsipagtumulin, ng̃uni't ang na sa likuran nama'y lalong nagpupumilit na sila'y abutan.

Palibhasa'y kapuwa natatakot ang dalawang binibini, ay biglang luming̃on at ibig makilala ang sa kanila'y umuusig, na sa wari nila ay malapit na silang abutan, at noon nakilalang si Celso, palá ang walang tigil na humahabol sa kanila.

¡Si Celso! ang sabay na binigkas ng̃ dalawa na kapuwa nanggilalas sa gayong pagkakataon, at pagdaka'y tumigil na inantabayanan ang halos humahayok ng̃ pagtugaygay sa kanila.

Pagkakalapit ng̃ tatlo na parang nang̃apapa-

hañga sa kanikanilang paglalamay ng̃ paglakad, ay tumanong si Celso ng̃ boong panggigilalas.

—¿Bakit kayo nañgahas lumakad sa ganitong kadiliman? at ¿saan kayo nagsipagbuhat?

—Sa Nabutas kami galing mula pa kañginang umaga—ang tugon ni Neneng at ang dugtong na tanong:

—¿Ano ang buhay mo?

—Ang buhay ko'y unti-unting mauubos hanggang sa matuluyang mawala.

—¿At bakit?—ang tanong ni Neneng.

—Pagka't inuusig ng̃ saliwang palad, at wala na sa loob na magkikita pa tayong muli.

—Bakit, ¿nagkasakit ka ba?

—Hindi. . . Walang sakit ang aking katawan, ang kaluluwa ko ang di makakaya, at ito na mandin ang maglulugso ng̃ aking buhay; ng̃uni't lalong palad ko pa.

—¿Ang anó?—ang tanong ni Neneng.

—Ang mawala sa mundong ito na siyang nagpapasákit sa akin.

—¿At may malaking bagay bang nangyayari sa iyo?

—Oo, at katimbang ng̃ ilinálaan kong buhay sa pag-irog sa iyo—ang tugon ni Celso at sinundan ng̃ buntonghiniñga na di na nagsalitang muli at kahit anong pagsisiyasat sa kaniya ay pinakatitipid sa loob ang pagpapahayag, hanggang sa dumating sa tahanan ni Neneng na ito'y walang nasabi, kundi ang "hihintin kita bukas," ng̃uni't hindi sumagot si Celso na parang ipinakilala ang

malaking sukal ng̃ loob, at naghiwalay silang kapuwa nagdaramdam.

Si Neneng at si Memang na pinanggilalasan ng̃ madlang dinatnan sa bahay dahil sa kaalang̃anan sa oras ng̃ di hinihintay na kanilang pagdating ay hindi nagsipagpahayag ng̃ anoman, pagdakay naglatag ng̃ banig at diumano'y nagsisipag-antok; ng̃uni't ang matandang kapatid ni Neneng nang gabing yaon ay hindi mapalagay at pinagbabalak niya na may malaking kadahilanan ang pagkauwing ito, kaya't nang kinabukasa'y tinanong ang kapatid at ito'y wala namang anomang ipinaglihim, palibhasa'y kumukutog sa kaniyang loob na hindi matitigil sa paghanap sa kaniya ang kaniyang ina-inahan dahil sa pagtatanang guinawa nila.

o

o o

Ang damdaming ibig nang umidlip sa alaala ni Celso at parang pinalilipas ng̃ matatamis na pakitang loob ni Enchang, ay biglang biglang nabuhay na muli sa kaniyang loob sa gayong pagkikita, at di na kinuro sa sarili na ang pagsusumagi ng̃ pag-uwi ni Neneng, ay sa pagpapahalaga sa kaniya, at dahil doo'y kusang niyari sa loob ang pagtiwalag sa ale upang malayo ang ipinang̃ang̃anib na kalagayan sa bagong umuusig ng̃ kaniyang paglingap.

Walang anomang hinagap sa gayong sanhi, at patuloy na inuulak ang bulag na pagdaramdam ng̃ ating binata, at sa masung̃it na dilim ng gabi ay nakikiwangki mandin ang madlang gunitang sa kaniya'y nagpapasakit; parang namamalas ang

guni-guni ng̃ paglililo sa kaniya, at pinakaaasahang lubos na ang puso ni Neneng ay nagtatalik na sa sinapupunan ng̃ bagong naging kasuyo.

Dumating na malungkot sa kaniyang bahay, at sukat na ang naigawad sa ama't ina ang magiliw niyang halik, banig niya'y ilinatag at nahiga na di na nakuhang humapon man lamang sa sama ng̃ loob, kaya't nang mapansin ito ng̃ kaniyang ina, ay agad nang siniyasat, ng̃uni't hindi nagpahalata ng̃ anoman at sinabing siya'y nakahapon na sa piging ng̃ isang kaibigan.

Magdamag na di nákatulog at pinasasakitan ng̃ mapapait na hinagap sa kataksilang ganti ng̃ labis niyang giniliw at pinakahigit sa lahat ng̃ bagay.

Dumating ang kinabukasan ng̃ naglalamay sa hirap na kaniyang loob; madilimdilim pa'y nanaog na at lumakadlakad na tila nawawalang diwa; walang tinutung̃ong paronan at parang halíng, walang tuos, salat na salat sa kaayusan at sa mukha'y nakalarawan ang mabang̃is na pighating halos umiinis sa kaniyang kaluluwa.

Sa linakadlakad sa lansang̃an ay nakarating sa nayong dating pinagpapasialan nila ni Neneng, nápanood niyang muli ang sarisaring bulaklak na bagong pinapamukadkad ng̃ malamig na hamog, ng̃uni't lalong kasakitan ang idinulot sa kaniyang kaluluwa na siyang pumupukaw ng̃ masayang araw na sa kanila'y lumipas; parang isinusurot sa kaniyang mg̃a matá ang nakalulugod na anyo ni Neneng sa pagtitipon ng̃ pinamimitas niyang bulaklak na tinutungkos su panyo at magiliw na hiná-

hagkan sa kanilang paglakad, datapuwa't sa sandaling ito'y lalong kahirapan ang inihahandog sa kaniya, palibhasa'y di na muling magbabalik ang gayóng panahon; si Neneng ay wala na at ipinagkánulo sa ibang kandungan ang kaniyang tapat na pag-ibig.

—¡Wala na si Neneng!—ang kaniyang nawika! ¡wala na!... ako'y nagiisa na sa buhay na ito at kaniyang iniwan... ¡sawing palad ang akin! ¡ay!... at kayong mg̃a bulaklak ¿ano naman ang máipagmamalaki ninyo ng̃ayon? ¡wala na! gaya ko rin kayo, pagka't di na maluluoy sa mg̃a kamay ng̃ aking giliw, di na kayo magtatamo nang kaniyang matatamis na halik, malalanta kayo sa init ng̃ araw at di na sa kaniyang maligayang labi; gaya ko rin kayo ng̃ayon, iisa ang ating kinaratnan maluluoy ang aking búhay sa kasaliwaang palad at di na sa kaniyang mahalagang piling na gaya ng̃ aking pagasa, tapus na ang aking tuwa at sa inyo nama'y tapus na ang kaniyang halik; sasarilinin kayong lantahin ng̃ panahon at sasarilinin ko naman ang kamatayan ¡ay sa aba ko! ¡Neneng! ¿nasaan ka? ¡nasaan ang iyong puso na dati kong kaaliwan!

At pagdaka'y umalis na tutuligtulig, parang haling na umuwi sa kaniyang bahay at noon di'y sumulat ng̃ ganito:

NENENG: ang una kong pahatid na sulat
nang ikaw'y payapang nasa sa Nabutas,
noo'y isang sákit ang nagpapahirap
dahil sa balitang lason kong tinanggap.

Bagama't di lubos ang paniniwala
pagka't ang puso mo'y malinis na lubha;
ñguni't untiunting nagsasapantaha
sa katotohanan ñg sawing balita.

Una'y sa matamis na iyong pagtanggap
sa kaagaw niyaring naamis kong palad,
at pinapagtibay ang aking hinagap,
ñg pagkaniig mo sa gayong kaluwat.

Isa mang bilin mo ñg tungkol sa akin
wala na't nágawi sa nabagong giliw,
biglang nalimutan yaring naninimdim
na iyong iniwa't puso mo'y nagmaliw

At kung hindi gayo'y ¿ano ang dahilan
ñg pagwawala mong bahala sa búhay?
¡ay Neneng! sa aking sawing kináratnan
dapat nang sumpain ang nagdaan araw.

Ang puso mo pala'y aglahing umibig
ay ibinilang kong walang kasing tamis
at ñgayo'y ang dagsa ñg maraming sákit
sa paglililo, mo ang itinatañgis.

Tayo ang katulad ñg kantang kundimang
minamarikit mong ating napakingan,
hinagap ko noo'y naging katunayan
at siya na ñgayong sinapit ñg búhay.

Ang babaeng doo'y nagtaksil sa ibig
naging ikaw ñgayo't ako ang naamis,
laong pagasa ko sa tapat mong dibdib
ang siyang sa aking puso'y umiinis.

Matatapos ako sa ganitong hirap
gaya ñg nalooy na mña bulaklak,

at ikaw ang HAPON na tagapaggawad
ng̃ tadhanang ako'y malanta at sukat.

Aking sinisisi yaring pagkalulong
ng̃ loob sa iyo't sampu ng̃ panahon
na inaksaya ko at tinapos ng̃ayon
ng̃ sawing asal mong laong ikinanlong.

Tang̃ing ikaw lamang ang di ko masisi
pagka't minahal ka sa aking sarili,
ako ang nagkulang at nagpakawili
sa pagasang bulág sa iyong pagkasi.

Ng̃ayo'y natapus na sa akin ang araw
tapus ang pagasang *mapalad ang bnhay*,
tapus ang ligaya't itong kinaratna'y
doon matatapos sa libing̃ang hukay.

Matatapos ako sa ganitong hirap
at mabubuhay kang payapa sa galak
katagang bilin ko't huling pang̃ung̃usap
*tapunan ng luha kahi't isang patak*
*ang bangkay kong laan sa masamang palad.*

CELSO.

Pagkatapos ng̃ sulat na ito ay ipinadalang hindi naliban, at dahil sa naipahayag na ang boong damdamin ng̃ kaniyang loob, ay sandaling lumasap ng̃ katahimikan at mayayapang nakatulog baga ma't alang̃an sa oras.

## XIX

TINANGGAP ni Neneng sa buong pagkamangha ang sulat, at di pa nababasa ay hinulaan na niyang hindi marahil paroroon si Celso, at dahil doo'y dinaramdam nğ kaniyang loob at ang biglang ipinalagay, ay wala manding halaga ang kaniyang pañgungusap, pagka't nang gabing sinundan na kanilang pagdating at pagkakataon naman nğ kanilang pagkikita, ay sinabi niyang hihintin sa kinabukasan, na bagaman hindi sumasagot si Celso, ay lubos siyang umaasa palibhasa'y hindi niya talastas ang sa kaniya'y malaking paghihinampo. Ang pagasang yao'y nawalang kabuluhan dahil sa pagtanggap nğ sulat na ito, nğuni't upang mapawi sa kaniyang loob ang gayong agamagam na di pa naman natutunayang lubos kung paróroon ó dili, ay agad binasa ang sulat na tinanggap, datapuwa't hindi nakuhang magkalahati sa pagbasa at pagdaka'y nálimbag sa kaniyang mukha ang mabañgis na kapighatian, at ang malungkot na sinabi:—¡anong mğa paratang ito! —at biglang natigilang tila nawawalang loob.

Nang makaraan ang sandaling pagninilaynilay

ay ipinatuloy ang pagbasa, ng̃uni't ang balang salita ay parang isang sundang na umiiwa sa kaniyang puso hanggang sa natapus.

Pinaguwiuwi niya ang nangyari mula sa kaunaunahang araw ng̃ pakikipagkilala sa kaniya ng̃ binatang pinagkakandarapaan ng̃ kaniyang ale hanggang sa nang dumating sa Nabutas ang unang sulat ni Celso na naghihinanakit noon pa, ay wala siyang máalaalang matamis na anyong ipinatanaw sa lalaking yaon na gaya ng̃ mg̃a hinalang binanggit dito sa huling sulat, at ang winika sa sarili: ¡siniraan ako ng̃ sukab na lalaking iyan!—¡ito ang bung̃a ng̃ paguusap nila ni Tetong nang pa sa Nabutas! ¡siniraan ako! datapuwa't anong pagkatulin ng̃ loob ni Celso sa paniniwala, at di na ako siniyasat; di na kumutog man lamang sa kaniyang loob na ang paguwi kong ito, ay dahil sa kaniya; dahil sa pagilag na marung̃isan ang sa kaniya'y malinis kong loob; dahil sa kaniya'y sumagasa ako sa mg̃a pang̃anib ng̃ ginawa kong pagtatanan; dahil sa kaniya'y humahayin ako ng̃ayon sa parusa ni nanang kung dito'y dumating ¡ay Celso! wala kang tiwala at biglang nahulog sa maling pagbibintang; di mo na binalak na di ako makapaglililo sa aking pagibig di mo na naalaala ang mahabang panahong ipinagmahal ko sa iyo at pagdaka'y iniwaan mo ang aking puso.

Muling binasa ang sulat, ng̃uni't palaging natitigilan.

Nang matapos ang sandaling pagkukuro, ay muling nang̃usap sa sarili:—ako ang nagkulang—

dapat malubos ang hinala sa akin—nagkulang ako at nang pa sa Nabutas si Tetong ay di ako nakasulat man lamang sa kaniya, at hindi naman nakapagbilin ay talastas ko nang mapagkakatiwalaan ko naman si Tetong ng̃ aming lihim, pagka't kaibigan niyang tapat; at sakaling siniraan man ako sa pag-úusap nila ng̃ lalaking yaon, ay di dapat mabuo ang paghihinala ni Celso, batid ko ang lubós niyang pagasa at palagay na loob sa akin—ako ang nakulang, datapuwa't pag-uusap namin ay ipahahayag ko sa kaniya ang buong nangyari, kikilalanin kong sala ang di pagbibilin at nang mapawi ang sama ng̃ kaniyang loob—hindi ako kagagalitan ni Celso, hindi, at ako'y minamahal niya—ipasusundo ko siya ng̃ayong hapon, at di naman tatanggi.

Ito ang nayari sa loob ni Neneng na siya lamang nakalibang sa damdaming linalang ng̃ sulat na tinanggap.

Dumating ang hapon at noon din ng̃a ay ipinasundo na gaya nang kaniyang balak. Si Celso naman palibhasa'y malakingmalaki ang pagdadalamhati, ay halos hindi ibig umimik nang naroroon na at waring mábubulalas ang kaniyang pagsasalita, datapuwa't si Neneng na nakatatanaw ng̃ gayong anyo at pinagbibigyan naman niya ang may matuwid sa pagdaramdam, ay hindi agad kinausap at untiunting tinataya muna ang kaniyang loob, anopa't nagkakaharap silang kapuwa nang̃atitigilan.

Si Celso na pinagsúsumikpan ng̃ dibdib sa pagdadalamhati, ay malalalim na buntong̃hining̃a ang

nagsisipulas sa harap nḡ giliw. Sa di na makabatang tumitig sa kaniya ang tapat na loob na si Neneng, ay malungkot na tumanong:

—¿Bakit ka nagkakaganiyan?

—Huwag kang magtaka—ang tugon ni Celso —at ikaw ang lumalang nḡ ganitong sákit.

—¿Ako?... ¿at bakit? ¡ay! hindi mo na nákilala ang loob ko ó talagang ayaw mong kilalanin.

—Nakilala ko na ang loob mo, at yao'y sukat ko nang ikamatay

—¿At ano ang iyong pagkakilala?

—Gaya nang kaipala'y nabasa mo na sa aking sulat.

—¡Ay ang sulat mo! ang sulat mo ang sumusunog sa aking loob at magpanḡayo'y siyang nagpapahirap.

—Yaon ang damdam nḡ kaluluwa ko sa iyong ginawang pagsusukab sa akin.

—¿Ako ay nagsukab sa iyo? ¿anong kasukaban ang ginawa ko?—ang tanong ni Neneng na punongpuno nḡ kasakitan.

—Ang pagtanggap mo nḡ ibang loob, at dahilan doo'y lubos mo na akong nalimutan.

—Namamali ka, malaking pagkakamali, at kung hindi, ay di mo karapatdapat isipin sa akin ang gayon.

—Ito'y di ko iniisip at yaon ang siyang nangyari.

—Wala akong masasabi sa iyo—ang sagot ni Neneng, at biglang natigilang tila nawawalang loob.

Náalaala ni Neneng sa sandaling ito, ang pinakalilimotlimutang madalas niyang mapansin nang

mg̃a buwang nagdaan na di pa namamatay ang kaniyang ina tungkol kay Enchang at kay Celso sa pagpapahatirang suliyap nila na pawang nagpapasákit sa kaniyang loob na naipahayag ng̃a kay Etrang nang sila'y minsang magkausap. Itong lihim niyang panibugho, ay siyang napukaw sa loob at di na ang kaniyang mg̃a balak na gagawin sa paguusap na yaon, at ang inisip niya'y humahanap lamang ng̃ paraan si Celso ng̃ kanilang ipagkakaalit upang masunod ang ipinahahayag ng̃ may mg̃a kahulugang titig na madalas mahuli sa kanilang dalawa.

Sa di na magawang timpiin sa dibdib ang lihim na iniñgat ay biglangbiglang nabuka sa bibig ang wikang:

—Huwag mong daanin sa mg̃a paratang ang paglayo ng̃ loob mo sa akin at masusunod mo rin ang iyong mg̃a balak.

—¿At ako pa ng̃ayon ang babalikin mong ibig lumayo?—ang tugon ni Celso—nang magawa mo na ang pagtatapon sa akin?

—Kailanma'y di kita maitatapon at sakaling may iba ka mang pinahihigit sa akin, ay pagtamanan ko ang aking pagibig, at dahil sa pagibig na ito'y paiirugan ko ang bala mong kalooban.

—¿At anong loob ko ang paiirugan mo sa akin?

—Ang hang̃ad mong makipanayam sa ibang puso.

—¿Ako?... diyata't ako ng̃ayon ang ibig mong ilagay sa kinalalagyan mo? ¿ako na nagbabatang lumang̃ap ng̃ kapaitan sa iyong sukab na paglimot ang siya mong pinararatang̃an? ¡Ay Neneng!

¿anong tulin mong magtahitahi ng̃ pagkalag at ang pagkukulang mo ay sa akin ibig ipaghinala?

—Hindi ako nagkukulang at di makapagkukulang kailanman,—ang sagot ni Neneng—at kung naligtaan ko man ang pagpapabilin sa iyo, ay di ko kinukusa ang gayon at nalilibang ako sa maraming gagawín.

—Sukat ng̃ang makalibang sa iyo ang matamis mong panahon ng̃ pagkawalay sa aking mg̃a mata, at ang pagasa mo'y di na ako mararating ng̃ balita.

—At ¿anong balita ang dumating sa iyo?—ang tánong ni Neneng.

—Sinabi ko na sa iyo sa aking sulat.

—Ang sulat mo'y isang panaginip lamang.

—Hindi, at ang pinagmulan noo'y ang tunay mong kakilala at naging mahal sa iyong loob.

—Huwag kang magtulin at sasabihin ko sa iyo ang boong nangyari.

—Salamat kung ipagtatapat mo.

—Sa iyo'y hindi ako makapaglilihim.

—Kung gayo'y sabihin mo at nang ako'y máalis sa ganitong pagbibintang.

—Di pa nalalaon ang aming pagdating sa Nabutas, ay nápansin ko na sa nanang ko na madalas na kasama ang isang makisig na binata na kung wariin ko'y may mg̃a pinagusapan silang mahahalagang bagay at nang malaon ay napapanhik ng̃a sa bahay ang binatang iyan, hanggang sa maminsanminsang nagtatapon ng̃ salita sa akin, ng̃uni't di ko itinitira sa aking loob. Sa gayon ng̃ gayon, isang araw ay itinanong sa akin ni nanang

kung ano ang loob ko sa bagong nananhik sa bahay at kung ano ang masid ko sa ipinakikitang kilos. Sinabi ko na wala akong anomang ipinapansin kaya hindi ko mahalagahan sa aking loob, at bukod sa roo'y ang anomang sabihin sa akin ay nakararaang walang bahala, pagka't di na ako makatatanggap ng̃ máiiba pang pagibig. Bagaman gayon, ay di nagsasawang pumanhik sa bahay at kung pansinin ko ay lalong naguubaob ng̃ pagpapalagi roon palibhasa'y pinagpapakitaan ni nanang ng̃ matatamis na pakikisama at untiunting inihíhikayat sa akin na tanggapin ko sa aking loob at di umano'y kaniyang minamabuti, na bukod sa kainaman ng̃ taglay na ugali, ay mayroon namang mariwasang pamumuhay, at kung anoano pang paglamuyot na di ko maaring pairugan sa kaniya. Sa paglakad ng̃ araw na sila ng̃ sila ang madalas magung̃utan at ako nama'y lalong napáiilag ng̃ pakikiharap sa kaniya, ay inaaring mahalay ni nanang at ang ibig niya'y pagbigyang kong loob ang kailanma'y di ko dapat tanggapin at di matatanggap na gayong pagsuyo, at dahil doo'y nakakagalitan ako tuwi na ni nanang, kaya't niyari ko sa aking sarili ang sa kaniya'y tumiwalag, at di miminsang binanta ko ang magtanan, hindi lamang agad nagkapanahon. Nang magpabilin ako sa iyo na hihintayin kita sa pista sa Nabutas, ay wala akong napala sa iyo kundi ang noon pa'y naghihinala ka na sa akin at di mo man lamang pinagbigyang giliw ang aking pagaanyaya, na ang tangka ka noon, kung iyong pinakiayunan, ay magkakasama na tayong uuwi rito. Dinamdam kong

totoo ang sabi mo sa sulat na wala kang panahong makaparoon, kaya hindi ka nangako, kaya't ako nama'y nagpumilit nang mauwi, at kung nakikita mo ang sinagasa naming kainitan ng̃ araw at nagbabagang buhang̃ing tinalaktak sa baybay dagat upang makarating dito ay tutubuan ka kahit munting habag, ng̃uni't nang ako'y narito na ay hindi lamang pinawalan mong halaga ang sinabi kong "hihintin ka" at sinulatan mo pa ako ng̃ lalong kapaitpaitan na siyang kumákamandag sa aking puso; gayon ma'y iniing̃atan ko ang sulat mo, at kaya kita pinakanasang makausap ng̃ayon ay upanding mapawi ang iyong maling pagbibintang at sukat nang matanto mong kailanma'y di ka mapapalitan sa aking loob ng̃ kahit anong karang̃alan sa buhay na ito.

—Salamat Neneng, at ako pala'y dapat pang makaasa sa iyong tapat na loob, ng̃uni't huwag mong masamin ang pagkasulat ko, at yao'y sa kalakhan nang aking pagmamahal, kaya gayon na kalaki ang pagpipighati sa hinalang humihilig ka sa ibang kandung̃an, at ang palagay ko'y yaon na ang pagkatapus ng̃ lahat ng̃ bagay sa akin.

—Ako man nama'y napasasalamat din, at sa iyo'y nápakalaki akong bagay; datapuwa't ipagparaya mo ang isang pagsisiyasat, pagka't hindi mangyaring mapawi sa aking alaala ¿maitutulot mo ba na makapagusisa ako sa iyo?

—Oo, ¿ano ba ang ibig mong matanto sa akin? —ang tanong naman ni Celso.

—Ang kabuhayan mo sa boong panahon ng̃ aking pagkalayo.

—¡Ay Neneng! hindi masayod na kahirapan, palibhasa'y liban sa matamis mong mukha, ay wala na akong ibang ligaya.

—Kung ako na lamang ang iyong ligaya,—ang tugon ni Neneng—ay di mo na naisipan ang dumalaw sa akin kahit minsan ay hindi naman malayong lubha ang kinalalagyan ko.

—Madalas kong balakin ang paroonan ka, ay walang pangyarihan, unauna'y ang di ko malihisang pagpasok, at ang pang̃alawa'y naninimdim akong magkaroon kami ng̃ nanang mo ng̃ pagkakaalit, pagka't batid mo nang̃ang hindi ako mabuti sa kaniya.

—Katuwiran din naman—ang aglahing sagot ni Neneng, na nakang̃iting nagmamasid sa kaniya at ang dugtong na tanong:

—¿Diyata't panay na kahirapan samantalang wala ako sa matá mo?

—Tunay at maniwala ka, na sa tuwi kaming maguusap ni Etrang ay ikaw na lamang ang násasabi ko.

—¿At si Etrang, wala ba namang násasabi sa iyo?

—Wala naman, ¿may dapat ba siyang sabihin sa akin?

—Kung may sinabi siya sa iyo, ay ipalagay mong dapat niyang sabihin, at kung wala naman ay para na akong walang sinabi sa iyo.

—Tila mandin talinghaga, at waring may kabagayang malaki.

—Na sa iyo ang ilalaki at ililiit ng̃ bagay na iyan—ang tugon ni Neneng na pinakikiramdaman kay

Celso ang lahat ng̃ kilos at magiging anyo ng̃ kaniyang mukha.

—¿At bakit ako ang magiging sanhi,—ang tugon ni Celso—ng̃ ilalaki at ililiit ng̃ di ko man lamang natatantong katatakata ninyo?

—Hindi katakata, at yao'y isang maliwanag na katotohanan.

—¿Ang ano?

—Ang sinabi ko kay Etrang.

—¿At ano ang sinabi mo sa kaniya?

—Ang maluwat ko nang napapansin sa inyo ni. . . . . . .

—¿Napapansin mo sa akin at kang̃ino? ¿at ano ang napapansin mo?

—Saka ko na sasabihin sa iyo sa ibang araw —ang tugon ni Neneng.

At sinabayan ng̃ tindig na ang winika sa sarili "nagmamaangmaang̃ang ka pa, ay matatalastas ko rin lamang ang katotohanan ng̃ iyong lihim."

## XX

NAIWANG nagiisa si Celso sa pagkaupo, at pinagwawari niya ang di matútutulang pagkatotoo ng̃ kaniyang mg̃a gawa; nágtátaka siya at sa matitipid niyang suliyap, ay naisin̄git din pala ni Neneng ang pakikiramdam, kaya't iniisip na niya sa pagkaupong ito ang kaniyang mg̃a sasabihin sakaling muli nilang mapagusapan.

Hindi nalaon, ay bumalik na naupo si Neneng at lihim na sinuliapsuliyapan itong natatan̄gang kaharap, na ang nápapansin niya'y tila balisangbalisa at walang kapalagayan na anaki'y may ipinan̄gan̄gamba sa loob.

Parang pagsubok ay nan̄gusap si Neneng sa kaharap.

—Tila Celso may mg̃a bagay na kinaaabalahan ang iyong isip, at ang damdam ko'y lagi ka nang lilitolito sa pagwawari.

—Hindi, at nágugunita ko ang katulinan ng̃ aking paghihinala na sinabi ko sa aking sulat.

—Huwag mo nang alalahanin yaon at nakikilala kong utos ng̃ iyong pagdaramdam, at ng̃ayong mapagusapan na natin ay inaasahan kong

payapa na ang iyong loob, tangi lamang kung may ibang sanhi ang natatanaw ko sa iyong pagkabalisa.

—¿Ako?... ¿mabalisa ako sa harap mo? Hindi hindi mangyayari, at sa piling mo'y tinátamasa ko ang buong alindog at kaligayahan.

—Baka naman hindi sa harap ko lamang,—ang pakli ni Neneng na tila may hinuhuling lihim sa kausap.

Si Celso ay di sumasagot at isang ngiting ibig ikubli ang sa kaniya'y inabut-abutang namalas, kaya't ang birong salita ni Neneng:

—Nabubunggo mandin ang nakagagalak na nangyayari sa iyo.

—Hindi bunggo lamang—ang sagot ni Celso—at sa sinapupunan mo'y ako na ang tunay na galak, tunay na ligaya na dapat panaghilian ng ibang nagtatalik sa piling ng isang irog. Ako ang mapalad at ang palad na ito'y maipagmamalaki ng buong karapatan.

—Tinatakhan ko,—ang pakli ni Neneng—iyang halos nagkakanglalabis na iyong pagpapalagay sa akin, at kung walang ibang kahalo sa loob mo ang iyong mga pananalita ay maituturing ko namang lalo akong mapalad, danga't may bumabalisang isang agamagam na di mangyaring di ko ipahayag sa iyo, nguni't hindi ngayon at may araw na pinaglalaanan ako ng sa iyo'y pagsisiyasat at ngayon pa'y hinihingi ko sa iyong ipatawad mo sa akin.

—¿At kailan ko dapat matanto sa iyo?

—Karatingdating na. at sukat na lamang ang sabihin ko sa iyong yao'y di na mapapawi sa aking loob magpakailan man.

Si Celso, na natitilihan ay nagiba ng̃ salita at dinala sa ibang bagay ang paguusap hanggang sa natapos ang pagpapanayam na ito.

Kinabukasan, ay dinalaw naman ni Celso si Enchang na kaipala'y nanggigilalas na sa di niya pagkaparoong dalawa nang gabi.

o
o o

Dalawang gabi si Enchang na mámatamata, balisá ang loob, masung̃it at di mápalagay.

—¿Bakit kaya?—ang winika sa sarili—¿ano ang dahilan? ¿naging masama kaya kay Celso ang pagungkat ko ng̃ hinihintay niyang pista sa Nabutas?... ¡ah! ng̃ayong araw na ito ang pista roon, ng̃ayon...... naroon siya, kaya hindi napariritong dalawang gabi na, at pagdaka'y humilig sa kinauupang malapit sa durung̃awan.

Sa pagkáhilig na ito'y natanawang dumarating si Etrang, na baga man magtatakipsilim na, ay dumalaw noon sa kaniya.

Malayolayo pa'y tumindig at napatung̃o sa hagdanan upang kaniyang salubung̃in.

Pagpasok na ni Etrang sa pinto, ay pagdaka'y tumanong:

—Ang tatang, ¿wala ba rito?

—Wala,—ang tugon ni Enchang—at maagang nanaog ng̃ayon, at ang dugtong na tanong sa dumating ¿bakit mo hinahanap, may sasabihin ka ba?

—Hindi sa kaniya, at sa iyo—ang tugon nḡ dumating.

Nagsipasok ang dalawa, nagupuan at sandaling nagusap na di naman natagalan at umalis si Etrang.

Naiwan si Enchang, na halos sinasalab nḡ parang apoy na pagnḡinḡitnḡit, at ang wika sa sariling loob:

—Ito nḡa ang sinasabi ko kaya hindi lubhang naniniwala sa kaniya,—at biglang nanḡatlabi.

Muling humilig sa kinauupan, at pinagpipilitang maiwaksi sa loob ang kumakamandag na balitang dinala ni Etrang, samantalang si Celso nama'y dumarating noon at siya'y tinawagan.

—¡Phse!—ang winika, na di tumitinag sa pagkaupo at hindi naman sumagot sa tumatawag.

Palibhasa'y palagay na palagay ang loob ni Celso, ay walang agamagam na nagtuloy, kaya't nang makita siya nḡ dalawang batang kapatid ni Enchang ay agad nagsipasok at sinabi sa kapatid itong bagong dating, nḡuni't si Enchang ay galit na sumagot sa mḡa bata.

—Bayaan ninyo siya,—na di kumikilos sa pagkakahilig at nagsilabas naman ang dalawang bata.

—¿Nariyan ba?—ang tanong ni Celso.

—Oo, galit eh,—ang sagot nḡ pinakamalaki.

Si Celso ay pumasok, at nang matanawan ang nakaupo, ay punongpuno nḡ pagkamanghang binati.

—¡Enchang! ¿may sakít ka ba?—at tuloy na linapitán.

Bahagya nang sumagot at di man lamang natitigatig sa pagkakaupo si Enchang. Si Celso naman ay siya nang kumuha nḡ kaniyang uupan

na ilinagay sa katapat at naupo namang naghihintay ng̃ sasabihin sa kaniya, pagka't winâwari na niyang kaipala'y nabalitaan ang pagdating ni Neneng.

Si Enchang ay di nakatiis at nang̃usap.

—¿Náparito ka?

—¿Nagtataka ka bagang ikaw'y dalawin ko?—ang tanong ni Celso.

—Isinasaloob kong hindi mo na ako maaalaala—ang malamlam na sagot ni Enchang.

—¿Bakit mo inisip ang gayon?

—Inaasahan kong nasa Nabutas ka, ¿di ba ng̃ayon ang pista roon?

—Oo, ng̃a.

—¿Ay bakit di ka naparoon?—ang tanong ni Enchang, na sinusubok kung ipagtatapat sa kaniya ang pagdating ni Neneng.

—Sinabi ko na sa iyong wala akong gayak, ¿di ka pa ba naniniwala sa akin?

—Ng̃ayon lamang ako naniwala sa salita mo.

—¿Bakit ba tila ka matamlay?—ang tanong ni Celso.

—Walang anoman—ang tugon sa kaniya at ang dugtong na tanong:

—Ikaw ba naman, ¿nagkasakít ka ba at dalawa nang gabing hindi ka naparirito?

Hindi mátutuhan ni Celso, ang isasagot at kunuwa'y nagwalangbahala; nagaalaala siyang kung hindi niya sabihin ang pagdating ni Neneng ay baka nabalitaan na, at kung sabihin naman niya, ay ipaghihinalang siyang naging dahil ng̃ di niya pagkaparoon, kaya't natititigilang hindi má-

pagsiya ang dapat isagot: ñguni't si Enchang kahit parang walang pansin ay walang ibang pinakikiramdaman sa sandaling yaon kundi ang kaniyang anyo at kilos at nang nakikitang tila uulik-ulik ang kakarap, ay muling tumanong:

—¿Saan ka ba naparoong dalawang gabi? nagkasakit ka ba ó ano ang nangyari sa iyo at di ka na nakasagot.

—Ako'y..... ako'y nagkaroon lamang ñg.... ñg munting kailañgan—ang pautalutal na tugon ni Celso.

—¡Munting kailañgan! ¡dalawang gabi! dalawang gabi ang pinaglulanan mo ñg munting kailañgan, ¡oh... malaking bagay, malaking bagay ang nakapigil sa iyo, huwag mong ipagkaila at natatalastas ko na.

—Hindi ako nagkakaila sa iyo, at iniilagan ko ang iyong daramdamin.

—Kung iniilagan mong magdamdam ako, ay ipagmamatuwid mong talaga ang iyong pagkukulang at pumapayag naman akong dayain, ñguni't sa mabuting pagsasalita; huwag kang maglihim at kaya ka hindi nakaparito ay nagtamasa ka ñg kaligayahan sa piling ñg bagong dating.

—¡Ah! si Neneng. Dumating ñga si Neneng ñguni't tinapos ko na ang aming pagkikilala.

—¿Tinapos mo? huwag, huwag mo akong linlañgin at sa iyo'y wala siyang kapantay sa mundo.

—Maniwala ka, Enchang, at kung ibig mo ay ipakikita ko sa iyo ang banhay ñg huling sulat kong ipinadala sa kaniya.

—Ang kahit ano man ay mangyayaring ipakita mo, at ang isip mo nama'y sukat na yaon sa akin upang ako'y maniwala.

—Hindi ko maipipilit sa iyo, na pahalagahan mo ang aking sinabi, ñguni't dahil sa iyong pag-uusisa ay di mangyaring di ko ipagtapat ang katotohanan, at ñgayong maipahayag ko na, ay may tahimik akong loob sa di pagkukulang sa iyo.

—Pagkátamistamis ñg dila mo, at kung hindi dahil sa nápapaghuli kong kasinuñgalingan, ay mararahuyo akong mabulid sa lubos na pagasa.

—¿At anong mña kasinuñgalingan ang nahuli mo?

—Huwag mo nang itanong at máaalaala mo rin.

—Wala akong nalilimutan, kaya wala naman akong dapat alalahanin.

—Natatandaan mo ba na ang sinabi mo sa aking sulat na ipinadala mo sa Nabutas ay pa wang kabulaanan?

—¿At bakit kabulaanan?

—Pagka't ang násabi mo'y wala kang gayak na paroon.

—¿At naparoon ba ako?

—Hindi ñga, at narito na ang dapat mong paroonan. Iyan ang kabulannan ñg iyong sulat na aking pinaniwalaan, at kaya ka pala walang gayak na paroon ay siya ang pinapaparito mo, at ñgayong naririto na ay kung anoano na namang kasinuñgalingan ang sasabihin mo sa akin, sukat na, sukat na, sukat na Celso ang nakilala ko, at huwag mo na akong ibulid pang muli sa maraya mong pañguñgusap; huwag, huwag na at sukat na ang pinagsisisihan kong paniniwala sa iyo, at

di mo na ako muling mapasásamba sa iyong matabil na dila.

—Huwag kang magtulin, Enchang, ng̃ pagduduklayduklay niyang tahitahing pang̃ung̃usap at iisaisahin kong sabihin sa iyo.

—¿Ang ano, ang pagbubulaan mo?

—Hindi, at sandali mo akong pakingan.

—Oo, pakikinggan kita hanggang ibig mo, nguni't... ng̃uni't di na ako makapaniniwala.

—Kung gayon, ay di na ako magsasalita,—ang tugon ni Celso na punongpuno ng̃ yamot at sinabayan ng̃ paalam, datapuwa't nang anyong áalis ay napahinto at pinigil ni Enchang.

Nang mapaupong muli si Celso na ang ipinamamalas sa kaharap ay ang malaking pagdaramdam sa di paniniwala sa kaniya, ay parang aglahing binigkas ni Enchang ang ganito:

—Aalis ka at hinihintay ka niya ng̃ayon ano?

Hindi kumibo si Celso at ang sinabi sa sariling loob.

—Madadala rin kita sa ibig kong pagdalhan sa iyo, hanggang sa muling tumanong si Enchang.

—Ano ba ang ibig mong sabihin sa akin?

—Wala, wala na akong sasabihin sa iyo.

—¿Bakit nagtampo ka ba, at nasasalang ang sugat ng̃ loob mo?

Nagwalang bahala si Celso, at nagpapakunuwaring may hinanakit sa kaniya, ng̃uni't ang totoo nito, ay pinakikiramdamang mabuti ang kaniyang loob. Si Enchang naman, na dahil sa mg̃a pakanang ito na tila tinatatablan ng̃ pagkahabag, ay siya nang sumukotsukot at inihing̃ing tawad kay

Celso ang kaniyang mg̃a pagkabigla, hanggang sa naniwalang lubos na tapus na ng̃a ang pagkikilala nila ni Neneng, kaya't ang wakás na salita ni Enchang ay hihintayin niyang mabasa ang banhay ng̃ huling sulat na ipinadala kay Neneng at dito náhangga ang kanilang paguusap.

Si Enchang na nailusong sa paniniwala ay naiwang masaya ang loob, at bagaman ipinahayag na sa kaniya ni Etrang nang hapong yaon ang nangyari kaya hindi napaparoon si Celso na dalawa nang gabi, ay narahuyo siya sa mg̃a hibohibong pagpapaliwanag na kaniyang diniñgig at lubos na pinakaasahan.

# XXI

KINABUKASAN ng umaga ay nagmamadali si Celsò ng pagparoon kay Enchang na dala ang ipinangakong banhay ng kaniyang huling sulat, at nang naroon na'y maliwanag na binasa kay Enchang at inulit naman nito pagkatapos, hanggang sa iningatingatan na tuloy, nguni't may namagitan ding masususing pagsisiyasat bago napapagtibay sa isang lubos na paniniwala.

Sa pagkakaniig ng dalawa, ay pinakahiling-hiling kay Enchang na huwag niyang páhanapin ang pagpapalaging pumaroon, at ang ipinipilit na dahilan, ay ang pagiingat sa pagkahalata ng kaniyang amá ng kanilang pinakaiimpit na paglilihim.

May mga babaeng ganito, na kung ano't ikinauumid ó ikinatatakot sa kanilang magulang na matantong may kinahihiligan ang kanilang loob, bagay na di sana dapat ugaliin ng sinomang mabuting anák, palibhasa'y doon madalas magmula ang kanilang pagkalihis sa mayamang landas na dapat lakaran, samantalang kung ito'y huwag ipaglihim ay agadagad máiaagap ng sa kanila'y namuhunan ng buhay ang mababait na pagpapayo

ó pagpapaliwanag kaya, sakaling walang karapatan sa inaakalang papagtamuhin ng̃ di maiúulat na kahalagahan ng̃ isang wagas na pagibig; datapuwa't maraming binibining pumupuwing sa gayong malinis na asal at ang karaniwa'y sinisiyasat na ng̃ namamahala sa kanilang kalagayan, ay pinakapipilit ang gawang magkanlong at kung napapalulong na at wala nang daang makaiwas ay sukat na lamang ang itang̃is ng̃ sa kanila'y nagkandili ang kanilang pagkapang̃anyaya.

Palibhasa'y hindi luwal si Enchang dito sa karaniwang nangyayari sa iba, ay di nahirapan si Celso sa ginawang dahilan sa kaniya at agad napahinuhod upang mailagan ang pagkáhalata ng̃ amáng pinaglilihiman ng̃ knnilang pagkakasundo.

¿Ano kaya ang iniisip ng̃ gangganitong mg̃a anák na babae? ¿may mabubuti kayang ibubung̃a ang gayong kanilang mg̃a pananim? wala, walang wala kundi ang mapapait na luha ng̃ kanilang pinagkautang̃an ng̃ buhay, ng̃ pagkatao at ng̃ buo nilang kalagayan!

Ayon sa pinagkaisahang yaon ay nagkapanahon si Celso na makapagpalaya ng̃ kaniyang mg̃a balak sa pagsasamantala ng̃ matamis niyang kabataan.

Si Neneng, na bukod sa una't unang pagkapansin niya kay Celso at kay Enchang, ay pinapagtitibay ng̃ mg̃a balitang nagpapatotoo ng̃ kanilang pagkalagay sa dati't dating paghihinala, kaya't isang araw na lubhang pinasasakitan siya ng̃ masasaklap na panibugho kay Enchang na kung sakaling di man niya pinakáuusig kay Celso ang

pagapula sa nagaalab na pagkakasundó ng̃ dalawa na halos di na maatim sa sarili palibhasa'y nasusugatan ang kalinisan ng̃ kaniyang pagibig na kailan ma'y hindi naliñgatang kaliñgain ng̃ dalisay niyang puso, ay kusang binalak na kaibiganin si Enchang at ang akala niya'y sa pamamagitan ng̃ mabubuting pakitang loob at matamis na pakikisama, ay másusunduan ang paraang ikapuputol ng̃ kumakamandag na sanhi ng̃ kaniyang paninibugho.

Pinasimulan ni Neneng ang gayong akala, at dinalaw si Enchang ng̃ boong katamisan ng̃ loob at untiunting inihayin ang magandang pakikisama hanggang sa sila'y naging parang tunay na magkapatid.

o

o o

Nang kaarawan din ng̃ pista sa Nabutas, na ikatlong araw ng̃ pagtatanan ng̃ dalawa ay nabalitaan ng̃ inainahan sa kapatid ni Neneng na sila'y nagsiuwi at nañgaroon sa bahay na wala namang anomang nangyayari sa kanila na sukat ikabalisa, ay tumiwasay na ang loob ng̃ matanda at sukat na lamang ang ipinagbilin sa kapatid na ihatid uli roon, at diumano'y hindi niya ibig ang mamalaging matiwalag sa kaniya ang kaniyang anakanakar, kaya't nang dumating ang kapatid ni Neneng nang panggagaling sa Nabutas ay sinabing gumayak siya at ihahatid sa kinabukasan, ng̃uni't si Neneng ay ayaw nang magbalik doon at ipinahayag na lahat sa kapatid ang mg̃a ginagawa sa kaniya ng̃ kanilang ale.

Ang kapatid ni Neneng na talagang nakikiayon sa kaniya at nakatatalastas naman ng̃ tapat na adhika ni Celso, ay hindi minasama ang pag-ilag sa hindi wastong kaugalian ng̃ kanilang ale, at ang pinairugan ay ang pagpapalumagak doon ng̃ kaniyang kapatid.

Naganapan ni Neneng ang kaniyang mabuting hang̃ad na pakikisama kay Enchang, at si Celso naman, ay nagsamantala ng̃ pakikipanayam sa ibang mg̃a puso na pawang natalastas ni Neneng. At bagaman malabis ng̃ pait sa kaniyang kaluluwa ang ganitong asal ni Celso, ay lubos na pinagtamanan sa kaniyang loob, at ang madalas na nagiging lunas sa sarili ay ang katuwirang iniibig niya si Celso, ay dapat niyang panggugulan ng̃ pagtitiis ang anomang kaniyang makita, at gayon ding pawang pinakisamahang gaya ni Enchang na sa paraang yaon nasupil ang masamang hilig ng̃ pinakaiirog niya sa kaniyang buhay; datapuwa't sa mg̃a naging kakilala ni Celso ay si Enchang ang nanatili at di mangyaring mabaklas niya palibhasa'y si Celso naman ang unang bulaklak sa puso ni Enchang na di na yata mapapawi sa loob at dahilan doo'y namalagi sila sa pagsisintahan.

Minsan, sa paguusap ni Enchang at ni Celso ay muling nabuksan ang dati't dating pagkakanlong nito ng̃ ipinipilit na pagkaputol ng̃ kaniyang naunang pagibig, bagay na pinaliliwanagan ng̃ mg̃a nakikitang pangyayari ang lubos na pagkatotoo ng di niya paglimot, ay itinanong kay Celso ni Enchang:

—Ikaw ba ang nagturo kay Neneng ng̃ matata-

mis na pakitang loob sa akin?

—¿Anong pakitang loob?

—Ang itinatanong ko'y kung ikaw ang nagturo sa kaniya.

—Hindi, at ¿bakit ko siya tuturuan?

—May ilahg araw nang kung pansinin ko'y malaking bagay ako sa kaniya.

—Di siyang salamat at bukod sa pagmamahal ko sa iyo, ay may iba pang tumutulong.

—¡Pagmamahal mo!... ¿at kailan mo ako minahal?

—Sa boong panahon at magpakailan man, ay mamahalin kita.

—¡Phse!... napagsasabay mo pala ang pagmamahal mo sa aming dalawa,—ang wika ni Enchang at ang idinugtong:

—Napakalaki ang iyong puso at dalawa kaming ilinululan mo.

—Sukat na ikaw na makapuno sa aking kaluluwa.

—¿At siya?—ang tanong ni Enchang,—¿alin namang karamdaman mo ang pinupuno?

—¿Di ba iya'y tapus nang pinagusapan natin?

—Oo, tapus na ñgang sabihin, ñguni't sumasakaniya rin ang loob mo at kaming dalawa'y kapuwa mo inúulol.

—Alin man sa inyo'y hindi, at ayon sa nábasa mong huli kong sulat ay nagkulang siya sa akin, kaya nagpakalayolayo na ang loob ko sa kaniya.

—Iya'y hindi totoo, at talastas ko ang buong

nangyari pati ng̃ inyong mg̃a pinagusapan nang siya'y bagong dating.

—¿At ano ang natatalastas mo?

—Huwag mong ipaglihim at siya rin ang may sabi sa akin, at kaya ako pinagpapakitaan ng̃ mabuting loob, ay nang pawiin ko ang pagkapalulong sa iyo ng̃ aking pagibig.

—Mapalad ako,—ani Celso—pagka't ako'y inibig mo ¿diyata't iniibig mo ako?

—Ikaw'y walangturing,—ang tugon ni Enchang—at kung may munti akong halaga sa iyo ay hindi mo ako gaganituhin.

—¿At anong ginawa ko sa iyo?

—Iyang labis mong pagdaraya na siyang nakayang iganti sa akin. ¿Bakit kaya't ako'y nagkaganito? ¡sayang!...

—Huwag kang mahinayang, Enchang at kung inibig mo man ako, ay mangyayaring limutin mo sa loob, at lubos kong pakikiayunan, huwag ang may pagsisisi kang ipinaririnĝig sa akin; salamat at ng̃ayon pa'y natanto ko na, at mula ng̃ayo'y huwag mo na akong ituring na naging kakilala mo man lamang; ako'y aalis na, at ibilang mong wakas na ito ng̃ ating paguusap.

—At tumindig na kunuwa'y punongpuno ng̃ pagdaramdam.

—Hintay ka, hintay ka, maupo ka sandali.

—¿At ano?—ang tanong ni Celso.

—May sasabihin ako sa iyo.

—Sa iba nang araw,

—¿Kailan?

—Hindi ko matataning̃an sa iyo.

—¿At bakit?—ang malungkot na tanong ni Enchang.

—Pagka't sayang lamang ang ginugugol mong loob sa akin.

—Hindi, Celso, at yao'y gawa nĝ nagdaramdam kong loob sa iyong paglilihim, at siya kong ibig sabihin sa iyo, nĝuni't aantabayanan ko ang katahimikan nĝ iyong loob. ¿makapagbábalik ka ba bukas?

Hindi sumagot si Celso at waring nagiisip hanggang sa tumanong na muli si Enchang.

—¿Mahihihintay ba kita?

—¿Kailan?

—Bukas.

—Oo, at nagtuloy nang umalis si Celso.

# XXII

¿PAYAPA bagá ang loob mo ngayon Celso?—ang tanong ni Enchang nang sila'y magusap uli.

—Na sa iyo ang lahat, at sa iyo magmumula ang kapayapaan, gayon din ang dapat kong ikabalisa.

—Kailanma'y nasa ko ang iyong katahimikan, danga't di mo náipagparaya sa nagdaramdam kong loob ang isang buntonghininga, na pagdaka'y pumulas sa aking bibig kahapon, at agad ka nang nanghinampo.

—Kinikilala ko ang aking pagkabigla, Enchang at hinihintay ko ang iyong patawad.

—Wala kang dapat alalahanin, Celso, at káilanma'y masarap ka sa aking loob

—Salamat, Enchang, at iya'y dapat ko nang iasang may mapalad akong búhay sa iyo.

—¿At ako?—ang tanong ni Enchang—¿may palad naman kaya sa pag-asa?

—Iya'y di mo na dapat itanong at sukat nang matanto mong ikaw ang ligaya ng aking puso, pinalalalo kita sa lahat nang bagay at pinagbibigyang tiwala ng wagas kong pagirog.

—¡Matamis na buhay!... ¡maligayang palad!... at sa iyong puso'y nasundluang ko ang pinakananais na katahimikan nḡ aking loob, datapuwa't itulot mong maipaglambing ko ang isang kahinḡiang makapagpapatotoo nḡ lubos kong pag-asa.

—Oo, Enchang, at ikaw lamang ang makapaghahari sa buo kong puso, ¿ano ang iyong pita?

—Isang bagay lamang.

—Sabihin mo at, iyongiyo ang aking kaluluwa ¿anong bagay ang hihilinḡin mo?

Nagbuntonghininḡa si Enchang at di mabuka sa bibig ang nasang ipahayag.

—¿Bakit nagaalanḡan ka?—ang muling tanong ni Celso.

—Aywan, at sa iyo'y malaki ang pagaalaala ko.

—¿At bakit?

—Nauumid ako, at di ka ibig bigyang ligamgam.

—Ang anoma'y susundin ko sa iyo, huwag kang magalaala Enchang, at ang buhay ko ma'y di ko máikakait kung iyong kailanḡan.

—¡Ang buhay mo! ¡oh!... hindi, kailanma'y hindi, at kung magagawa ko lamang, ay durugtunḡan ko ang iyong búhay.

—Salamat, Enchang, salamat sa pagmamahal mo sa akin, nḡuni't huwag mo akong pasakitan sa di pagpapahayag nḡ ibig mong sabihin.

—Hindi, hindi kita pinasasakitan, nahihiya ako sa iyo.

—Huwag, at kung ibinibilang mong akin ka ay iyong-iyo naman ako, sabihin mo at walang hindi mangyayari ¿ano ang ibig mo?

—Ibig kong ako'y iyong limutin.

—¡Enchang! ¡Enchang ng̃ buhay ko!—¡limutin kita! ¡diyata't limutin ka! ng̃ayon ko pa lamang natanto na ako'y sinung̃aling, sinung̃aling ako, at may bagay palang hindi ko masusunod, at kung dahil sa kadakilaan mo sa aking loob, ay pakiayunan ang gayong huling mo, ay pakaasahan mo namang nahihirapan ako sa pagsunod, at di malayong siyang maghahatid sa akin sa libing̃ang hukay, at kung magkagayo'y binubulaan kita, bulaan ka sa iyong sinabing ibig mong dugtung̃an ang aking buhay, pagka't ikaw pala ang may nasang lumagot, ¿at ano ang pinagbuhatan ng̃ naging loob mong iyan?

—Ang di ko karapatan sa iyo—ang tugon ni Enchang—Hindi ako dapat, samantalang ang loob mo'y di ko masasarili.

—¿At kailan hindi?

—Sa boong panahon, kailanma't di mo pa nalilimutan si Neneng, si Neneng na iyong minàmahalaga sa lahat nang bagay, na kailanma'y ikinakanlong mo sa akin.

—Nagkakamali ka, Enchang, at matanto mong kaya hindi ko mabigla ang paglayo, ay nang huwag mabuhay sa kaniyang loob ang ating pagkalagay, at untiunting umiilag ako sa kaniya.

—Kailanma't nagaalaala ka, ay maituturing kong sa kaniya nahihilig ang iyong loob.

—¿At ano anman ang ibig mong gawin ko?—ang tanong ni Celso.

—Iya'y nasa iyo, at sukat ang mamili ka sa dalawang bagay.

—¿Anong dalawang bagay?

—Limutin mo ang alin man sa aming dalawa huwag mo siyang dulutan ng̃ isusukal ng̃ loob kung siya ang pinahihigit mo sa akín, at kung ako naman ang pinahihigit mo sa kaniya ay huwag mo akong pasakitan.

o

o o

Ang masamang dila na walang ibang gawi kundi ang magkalat ng̃ mg̃a bagay na tinitipon at ikinakanlong ng̃ iba, ay di ng̃a mangyaring hindi pairalin, kailanma't sa kasaliwaang palad ng̃ nagsisipagkanlong ay malihong abutin ng̃ kanilang matáng matatalas upang pagkatnigkatnigin at kapitan ng̃ mg̃a tahitahing wika at ipamarali sa iba, na ang karaniwa'y pinalalabis pa sa katotohanan, at nang sa paraang ito'y masiraang puri ang kaawaawang ibig ipang̃anyaya.

Iyan ang maruming hilig ng̃ masamang dila na siyang naging sanhi ng̃ kapahamakan ng̃ dalawang nagúusap na sa katamisan ng̃ paguulayaw nila ay námamanmanan pala ng̃ isang matabil na dila, at agadagad inihatid na siniraan si Enchang sa asawa ng̃ isa niyang amain.

Pagkatanto na nang lihim na ito, sa pamamagitan ng̃ matabil na bibig, ay di na natiwasay ang pinakaali ni Enchang at agad siyang ipinasundo. Nang naroroon na'y lubos na siniyasat ang katunayan ng̃ gayong balita.

Ng̃ang̃apang̃apa si Enchang at di mátutuhan ang isasagot. Dalawang bagay ang nagtatalo sa loob niya: ang paglilihim at ang pagtatapat ng̃ buong katotohanan. Kung ipaglihim niya, ay mang-

yayaring matalastas din sa ibang araw, at kung ipagtapat naman ay baka masawi sa loob ni Celso na totoong pinagiiñgatan niya, kaya't sa harap nğ ale ay malaong hindi nakapañgusap, datapuwa't sa pamamagitan nğ mğa bala na itinatakot sa kaniya, ay napilitang magpahayag na halos nágulumihanan.

Ang asawa nğ kaniyang amain na totoong nakikipagdamdam sa balang ipagpipighati nğ kaniyang asawa, sakaling dahil sa pagkakasundo nğ dalawang ito ay may mahalagang bagay na mangyari ay lubos na pinakausig kung sila'y may mğa tipanang nagpapatotoo nğ gayong pagkakasundo, at nang ipagtapat ni Enchang na wala, ay di masayod na pagmura ang sa kaniya'y ginamit.

—Kung may bait ka, anya at pagpapapuri saiyong pinanggalingan, ay di mo maaaming lumawig ang inyong pagkakasundong iyan ni Celso nang wala kang hinihintay na mabuting hangga, pagka't kung ang inyong tungo ay ang makasunod lamang sa hibo nğ katawang lupa, ay ¿ano ang loob mo nang pagtanggap sa kaniyang pagibig?

Hindi kumikibo si Enchang at sa kahihiyan niya'y tumatagastas ang luha sa kaniyang mğa matá, nğuni't ang ale na talagang may malaking poot, ay gahasang tumanong na muli:

—¿Hindi ka ba nahihiya sa iyong magulang? sumagot ka at kinakausap kita ¿ano ang loob mo nğ pagtanggap sa pagibig ni Celso?

—Pagka't inaakala ko pong siya ang aking makakasundo, at sa ugali niya'y namamasdang ko ang malinis niyang kalooban.

—Oo, may kabaitan ng̃a, ng̃uni't na sa iyo ang ikatutupad ng̃ magandang asal, diyata't kung inaamin mo na ang kayo'y mamalaging ganiyan, ay asahan mong ang lalaki, kahi't anong bait at bibigyan mong daan, ay sapilitang matututong sumama, at ang dugtong na tanong:

—Maaari bang anyayahan mo siya rito, at nang kami ang magusap?

—Baka po sa pang̃ing̃ilag sa inyo ay hindi sumama sa akin, kaya hindi ako makapang̃ako, at ang isa pa'y kung pumayag man at kagagalitan ninyo, ay tila ipinagkanulo ko lamang siya.

—At bakit ko kagagalitan, kaya ko siya ibig makausap, ay nang matanto ko kung ano ang ilinálaan niyang loob sa iyo, at kung dadayain ka lamang ay nang maituro ko sa iyo ang paraang mabuting gawin mo sa kaniya.

—¿Ipagtatapat po kaya sa inyo ang buo niyang kalooban, sakaling gayon man ang nasa niya sa akin?—ang tanong ni Enchang.

—Bayaan mo at ako ang bahala, sundin mo ang sinabi ko sa iyo, at ang ikagagaling mo ay siya kong hinahang̃ad.

—Oo na ng̃a po, at kayo nama'y magulang ko, ng̃uni't kung sa galit ninyo sa kaniya ay...

—Di ba sinabi ko na sa iyong hindi ko siya kagagalitan at ako ang bahalang magsiyasat sa kaniya?—napakalaki naman ang pagting̃in mo.

—Hindi po, at nag-aalaala akong isipin niya sa aking ipinagkanulo ko siya sa inyo.

—Totoong marami kang sinasabi, kapag di mo siya isinama rito, ay may mararating ka sa akin

kaw ang bahala—ang sagot na nagbabala ng̃ ale at ang pagalit na tanong:

—¿Isasama mo siya, ó hindi?—Sumagot ka.

—Isasama po.

—¿Kailan?

—Kakausapin ko po muna, at sa linggo na wala siyang pasok, ay aanyayahang ko rito.

—Huwag kang magpapahalata ng̃ anoman sa ating pinagusapan.

—Hindi po.

—Aasahan ko kayo sa linggo.

—Opo, at hindi naman siya tatanggi sa akin.

## XXIII

DUMATING ang linggo na kaarawang taning nğ ale kay Enchang sa pagparoon nila at kay Enchang nama'y ang tipan ni Celso na pagsama, araw na malungkot na di nailagan ang pagdating, araw nğ kanilang pagharap sa magpapasiya nğ pagkaputol ó paglawig nğ kanilang pagkakasundo.

Lumalakad si Enchang na patunğo sa bahay nğ kaniyang ale, niyang hindi mapagpapahamakang hukom nğ kanilang pagiibigan. Bagaybagay na gunita ang sumusurot sa kaniyang puso at parang nagugunigunì ang isang mapait na kahihinatnan.

Si Celso na di mangyaring pahindian ang hiling nğ irog, ay nakapanunğaw noon at siya ang inaabanğan, nğuni't sa katagalan nğ di niya pagdating ay nagwalang bahalang naupo at iniisip niyang magaling ang lalong marapat sa pagharap na yaon.

Nágugunita niya ang kailanma'y hindi nagkulang na pagibig ni Neneng, niyaong una niyang iniibig, niyang unang bulaklak na sumusuob nğ kaligayahan sa kaniyang puso na di mangyayaring

hindi pahigtin kay Enchang sa harap ñg kaniyang ale at di naman magawang huwag tupdin ang naipañgakong pagparoon. Di kaginsaginsa'y naulinĝigan ang *sit-sit-sit*—at nang itaas ang mukha'y si Enchang pala ang sumusutsot at ang marahang sinabi sa kaniya:

—Halina, kung sasama ka ñg pagparoon.

—Umuna ka na, at ako'y kasunod mo rin.

—¿Baka hindi?

—Oo, asahan mo at dárating ako roon.

Lumakad si Enchang na dala ang pag-asa at napatunĝo sa talagang paroroonan,

Pagdating na niya'y ang unang binigkas ñg ale.

—¿Saan siya naroon?

—Paririto na po.

—¿At bakit hindi pa sumama sa iyo?

—Ang sabi po'y kasunod ko rin siya ñgayon.

Ang ale na dinatnan niyang nanunungkit noon ñg suha, samantala'y tinulunĝan ni Enchang at nakipanungkit naman, at nang dumating si Celso na makapagbigay galang sa ale, ay agad ipinili ñg pinakahinog at inalok na kumain.

—Salamat po,—ang tugon ni Celso—at ako po'y di lubhang maibigin sa bunĝa ñg kahoy.

—Enchang,—ang wika ñg ale—ikaw ñga ang magbigay at baka nahihiya lamang sa akin.

Hindi matutuhan ni Encnang ang gagawin, sa tila may kahulugang sinabi ng ale, at ang isinagot na lamang:

—Marahil po'y talagang hindi ibig.

—¡How! alukin mo ñga—at iniaabot na pilit kay Enchang ang suhang nasa kamay.

Nauumid si Celso sa nakikitang ito, at inisip niyang ito'y ibig makárakip ng̃ isang katotohanan, kaya't siya na ang sumagot.

—Huwag po, maraming salamat po sa inyo, at sinabi ko na ng̃ang hindi ako maibigin sa bung̃ang kahoy.

—Si Enchang naman ang pinapagbibigay ko sa iyo eh, ¿hihiin mo ba siya?

—Hindi po paghiya, at malakingmalaki sa akin ang inyong magandang loob ng̃ pagbibigay, kaya't pinasasalamatan ko ng̃ maramingmarami.

—Huwag bang mailap ang loob mo,—ang wika ng̃ ale—at kung talagang ibig mong makisama sa amin, ay ako'y magulang din ninyong dalawa.

Nangliliit si Celso sa gayong mg̃a bigkas, at lalong nakikimi na tila hindi makaigtad sa mg̃a panilo na sa kaniya'y lagi nang iniuumang ng̃ ale ni Enchang na hindi tumugot hanggang sa náipilit ang iniaalok na suha, at nang kinakain na ni Celso na nagkakansasamid sa malaking kahihiyan, ay muling nagsalita ang ale.

—Bitiwan mo na Enchang ang sungkit na iyan at baka ayaw si Celso na mapagod ka. ó kung dili kaya'y manhik na kayo sa bahay at ako nama'y papanhik na rin.

—Aba, ¿bakit po?—ang tanong ni Enchang—hindi po naman ako napapagod eh.

—Bitiwan mo na iyan, at tayo'y pumanhik na.

Ang bakol na pinagtipunan ng̃ kanilang pinanungkit, ay binuhat, iniakyat sa bahay na di man lamang pinairugan ang mapilit na hiling ni Enchang na siya na ang magdadala.

Nang sila'y nangasabahay na ay agad nangusina ang ale, at nang makaluto ay si Enchang na ang pinapaghayin.

Nang máringig ito ni Celso, ay biglang nagtindig at napaaalam, nguni't ang ale ni Enchang ay ayaw pumayag, at ang wika sa kaniya'y:

—Huwag kang umalis at kaya ko pinapaghahayin si Enchang ay nang tayo'y magsalosalo ngayon.

—Huwag na po, at maraming salamat sa inyong anyaya.

—Pagbigyan mong loob ang aking hiling; huwag kang umalis at daramdamin ko.

—Ako po'y inyong patawarin ngayon—ang tutol ni Celso.

—Lalo na ako—ang pakli ng pumipigil—at ngayon lamang ako titikim ng maganda mong loob sa pagayon.

—Enchang,—ang kasunod na sabing patungo sa dakong labas—dalidaliin mo nga at nagugutom na si Celso.

Si Enchang ay lubhang namamangha sa ganitong pakana ng ale, at gayon din naman si Celso na labis ang pagkabalisa sa mga ipinakikitang yaon, nguni't hindi sila makaiiwas sa araw na ito, at ito ang araw na talagang maghahatid sa hangganan ng kanilang pagkikilala.

Sa walang pangyarihan ang pagtanggi ni Celso ay napilitang makiayon kahit masaklap sa loob.

—Enchang, liksiliksihan mo ba naman ang paggawa mo.

—Kangina pa po nahahanda ang pagkain, at kayo ang hinihintay eh.

—Ay bakit di ka kumikibo ay nababalisa na itong ating panauhin.

—Ang asa ko po'y nagsasalitaan pa kayo, kaya hindi ako tumatawag.

—Halina,—ang wika nğ ale kay Celso—at pagbigyang loob mo ang pagkakakahog ni Enchang.

—Hindi na po sana kayo dapat mahilahil ay naging sanhi pa ang aking pagkáparito.

—Talagang minithi ko ang ating paghaharapharap nğayon, wala kang dapat alalahanin: halina at naghihintay si Enchang sa labas.

Ang kikimikiming panauhin ay halos pasuháy ang paa nğ paglabas at waring naguguniguni ang kaniyang kasasapitan; gayon ma'y nagpatuloy at di naman mangyayari ang anomang dadahilanin sa mapilit na pagaanyaya sa kaniya.

Nang naroroon na'y hindi magkasundo ang loob nğ dalawa at kapuwa sila may ipinanğanğambang mahalagang bagay sa kaníkanilang sarili.

Si Celso ang unang pinaupo sa dulang at saka naman pinilit na pinaluklok si Enchang sa kaniyang piling, na sa malaking kahihiyan nito sa ale ay nanğinğilid ang luhang napipilitan sa pagsunod, hindi dahil sa kanilang pagkakalapit kundi sa may mğa lamáng kilos nğ kaniyang ale, na walang ibang kahulugan kundi ang pagiríng sa kanilang dalawa na tuwi na'y tinatapunan nğ mğa pasaring na wika, at nang mapansing nanğinğilid ang luha ni Enchang ay muli na namang nanğusap:

—Abá, ¿nğayon ka pa nalulungkot na kasalo natin ang iyong minamahal, ang hinihintay ko sa inyo'y ang malaking pagkatuwa sa hárapang ito?

at ikaw naman Celso ¿bakit ka laging natitigilan?

—Wala pong anoman—ang tugon ng̃ panauhin, at sa aki'y masarap na masarap itong inyong anyaya.

—¿Minámasarap mo pala ay bakit tila ka nakikimi?

—Hindi po, at wala akong tigil.

—Pakasarapin mo ng̃a at si Enchang na para kong tunay na anák ang siyang naghanda sa iyo—ang wika ng̃ ale, at si Enchang naman ang tinagayan nang salita.

—Aabután mo ng̃a si Celso at nang makakaing mabuti, pati ba naman ikaw ay naninibago ng̃ayon.

—Hindi na po kailang̃ang alalahanin ako, at ako'y busog na busog na sa inyong matatamis na pang̃ung̃ansap—ang pakunwari ng̃ binata.

—Baka naman kung ano na iyan.

—Hindi po, at siyang tunay sa aking loob.

—¿Kung gayon pala'y ang salita ko lamang ang ikinabubusog mo, at hindi iyang pagkaing inihanda si iyo ni Enchang?

—Ang pang̃ung̃usap po ninyo ang siya kong ikinakákain, kaya madalingmadali akong nabusog.

Sa dikawasa'y natapos ang pagkakainang ito na sa dalawa'y parang isang pasákit, dang̃a't hindi maiwasan, at sukat na lamang ang nagbatá sila kapuwa. Pagtitindigan nila'y pinapasok agad si Celso ng̃ ale, at siya na ang nagligpit, na di pinayagang tumulong man lamang si Enchang at ang sinabi sa kaniya'y:

—Pumasok ka na, kunin mo ang tabako sa kahon at igawa mo si Celso ng̃ cigarilyo.

Si Enchang ay alang̃ang sumunod at alang̃ang sumuway, mámatamatá sa ale na ang balang anyo at kilos ay tila palaging nanunuya. Naguulol ang kaniyang lungkot at di makaimik na nasáhol pa ang karaniwang sabihing nakatuntong sa dulo ng̃ sibat "na sa bahagyang pagkilos, ay pilit na matutuhog."

Ang ale na nagmamadali ng̃ pagliligpit ng̃ kanilang kinanan ay agad nakatapos at sa kusina dinatnan si Enchang na nakapang̃alumbaba at inuulak sa loob ang kanilang kalagayan. Nang mápuna siya ng̃ kaniyang ale, ay dalidaling pinapasok at pinilit na ipinagawa ang iniuutos sa kaniya.

Nang mapasukan ni Enchang na nalulungkot naman si Celso, ay agad linapitan at ang wika:

—Dinaramdam ko ang maluwat mong pagiisa riyan, ay wala akong magawa, at kung pansinin ko'y tayo nang tayo ang tinutudla ni nanang ng̃ mahahayap niyang sabi.

—Huwag kang magalaala, Enchang, at ako man nama'y nagiing̃at ding kaparis mo.

—¿Nalulungkot ka ba Celso?

—Kung ano ang nararamdaman mo sa iyong loob ay gayon din naman sa akin, at sa wari ko'y pagbubutihin tayong dalawa ng̃ayon ng̃ nanang mo.

—¿Maaasahan ko ba ang iyong lubos na pagting̃in sa akin?—ang tanong ni Enchang.

—Oo, ¿at bakit ganiyan na ang tanong mo?

—Pagka't yaon mandin ang ibig talastasin sa iyo ng̃ nanang ko.

—¿At ano ang ipanghihimasok niya sa akin?

—Hindi mo ba talastas na bagaman siya'y asawa lamang ng̃ amain ko'y lubos ang pagtingin sa akin at ako'y para niyang anák na tunay?

—¿Ay ano ng̃ayon?

—Hinahang̃ad niya ang kagalingan ko.

—¿At ikaw ba'y sumásama?

—Hindi ng̃a, ng̃uni't ang nasa niya'y málagay tayo sa katahimikan at huwag managal sa mahabang panahong ganito.

—¡Ah!... at napatang̃a si Celso, na si Neneng ang unang napukaw sa kaniyang alaala, samantalang sa loob ni Enchang ay untiunting gumigiit ang sapantahang hindi siya maihahatid ni Celso ng̃ katahimikan, kaya't ang malungkot na sabi:

—Nagiisá rin ako ng̃ pagkáparito, ¡ay Celso!

—¿At bakit ka nagbubuntonghining̃a?

—Pagka't ang pansin ko sa iyo'y papagiisahin mo ako sa gitna ng̃ masamang palad.

—Hindi, Enchang, dáramayan kita sa anomang marating, at...

Naputol ang pagsasalita at siyang pagpasok ng̃ ale na may tangkang magsiyasat. Pagdaka'y nakiumpok sa dalawa at ang wika kay Celso:

—Nápapansin ko ang malaking panggigilalas mo sa aking pagaanyaya, ng̃uni't ipatawad mo sa akin, at matanto mong para akong tunay na magulang ni Enchang na may katungkulang sumiyasat at magpumilit sa ikagagaling niya ¿pagtatapatan mo kaya ako ng̃ iyong loob?

—Opo, at hinihintay ko ang inyong sasabihin.

—Lumabas ka muna, Enchang,—ang wika sa pamangkin—at saka na kita tatawagin doon.

Nang wala na si Enchang ay saka nagsalita.

—Ano ba ang ilinalaan mong loob sa pamangkin ko?

—Ang ikárarangal po ng̃ kaniyang kalagayan, palibhasa'y iniirog ko siya.

—Kung iniirog mo siya at hinahang̃ad ang kaniyang ikárarangal ay irugin mo naman at parang̃alin ang kaniyang kaluluwa.

—Iyan po'y hindi ko na tungkol.

—¿At bakit? ¿di ba ang sabi mo'y iniirog mo siya?

—Opo, ng̃uni't na sa kaniya ang pagibig at paglilinis ng̃ kaniyang loob upang ang kaluluwa niya'y maging marang̃al at kalugdan ng̃ Lang̃it.

—Dapat ka niyang katulung̃in kung tunay na iniibig mo siya,—ang pakli ng̃ ale.

—Iniibig ko po, at ito'y pinagtitibay ko sa inyo, datapuwa't di ko nasasakop ang kaniyang kaluluwa, na siya lamang ang dapat makaalam.

—At kung gayon pala'y hindi ninyo pinaguusapan man lamang ang malinis na pagiibigan at wala kayong nasang masunod kundi ang marawal na pakikimundo.

—Humahang̃a po ako sa ibig ninyong matanto sa akin, at dahil doo'y ipagparaya ninyong aking itanong kung alin ang sinasabi ninyong katungkulan ko sa kaniyang kaluluwa.

—Ang katungkulan mo, kung siya'y tunay mong iniibig ay lumagay kayo sa katahimikan, at bukod sa mapará rang̃al mo siya sa matá ng̃ Dios ay máiilag naman kayo sa maruruming sapantaha ng̃ tanang nagmamasid.

—Ang mundo po'y talagang gayon na nga lamang, nguni't wala kaming masasabing sukat ikapusiaw ng aming pagkakasundo, at kung nagiisip ang iba sa amin ay di na kami ang nananagot niyaon, at bukod sa rito'y maagang lubha, at tila hindi pa panahon sa aming dalawa.

—Hindi ko naman kayo pinapagmamadali, at kaya ko lamang sinabi ang bagay na ito, ay nang matalastas ko ang ilinalaan mong loob kay Enchang, at siya kong ibig na matanto sa iyo.

—¡Ah!... iyan po'y hindi ko pa niyayari sa aking loob, kaya ipatawad ninyong huwag ko na munang ipatalastas ngayon.

—At ¿saan matatapos ang pagiibigan ninyo ni Enchang?

—Iyan po'y wala sa amin, at may Langit na nagtatadhana sa lahat ng bagay,

—Tunay na nga, nguni't matanto mong kung hindi tayo kikilos ay wala namang ancmang mangyayari, samakatúwid, kung ano ang tinatangka, ay kailangang pasimulang gawin, at kung inaaring marapat ng Dios, ay sapilitang ipagkakaloob sa tao.

—Iyan din nga po ang sinabi ko na sa inyo na di ko pa niyayari sa aking loob kaya walang ibang maipahayag ngayon.

Sa mga sagot na ito, ay nababanaagan ng ale, na si Celso ay walang itinatalagang malinis na loob kay Enchang, kaya't ang may kahalong poot na sinabi:

—Ayon sa iyong mga pangungusap, ay tila kailangang putlin na muna ninyo ang inyong pagkikilala ni Enchang, pagka't kung paglalaruan

mo lamang ang panahon sa madlang paimbabaw mong paggiliw, ay di ko minamabuting lumawig ang inyong pagkakasundo, at mula ngãyo'y aking pinuputol.

—Tinatakhan ko po—ang tugon ni Celso—ang palagay ninyong iyan, at ang masasabi ko'y tapat na tapat ang aking pagibig sa kaniya, gayonma'y kung pinuputol na ninyo, ay di ako gasinong hindi makiayon, ñguni't ipinatatanto ko lamang na siya'y pinakamamahal ko sa aking loob, at di mangyayaring di ako manghagilap ng̃ mg̃a paraang ipagkakalapit naming muli.

—Hindi mo siya iniibig, hindi, at kung iniibig mo siya'y mamahalin mo rin at iibigin ang kaniyang kapurihan.

—Kailanman po'y pinahalagahan ko siya, at mangyayaring tanung̃in ninyo.

—Hindi kailang̃ang tanung̃in ko pa at napagkilala ko na sa iyong mg̃a pang̃ung̃usap. Wala siyang halagá sa iyo.

—Kung iyan po ang palagay ninyo, ay di ko maiaális, sukat na ang iniibig ko siya, at ito'y malaki na sa akin.

—Huwag mo akong daanin sa talas ng̃ dila, —ang sagot ng̃ ale ni Enchang—at sanay na ako sa ganiyang mg̃a sabi. Sukat na.

Pagdaka'y nagtindig at dadaragdarag na lumabas, tinawag si Enchang at pinaglaitlait ng̃ katakottakot. Pinagbalaang mahigpit na ilayo ang loob kay Celso at diliumano'y walang maidudulot sa kaniya kundi pawang pagdadalamhati sa pagsasamantala sa panahon ng̃ pagdaraya sa kaniya.

Sa paguusap ng̃ magale na halos mahilam si Enchang sa luha ng̃ mataos na paghihinanakit kay Celso, ay siyang pagdating ñang amain niya na nakalulan sa isang karomata at anaki'y sa malayo nagbuhat. Pagpanhik na nito sa bahay, ay si Celso ang unang sumalubong; at palibhasa'y hindi nababatid ang kalagayan ng̃ dalawa ni Celso at ni Enchang, ay hindi pinapansin ang pamumukto ng̃ matá nito at magigiliw na pang̃ung̃usap ang ginamit sa dinatnang panauhin hanggang sa ito'y napaalam sa takot na baka máhalata ang sanhi ng̃ kaniyang pagkáparoon.

Nanaog si Celso na di na sila muling nagkausap ni Enchang, at ito'y wala namang ipinabaon sa kaniya kundi ang malulumbay na titig na nagpapahayag ng̃ malaking pagdaramdam, at gayon din naman si Celso na walang nailagak kay Enchang liban sa malulungkot na ting̃in ng̃ mg̃a matá niyang halos humihing̃ing tawad.

## XXIV

NANG makaalis na ang panauhin, ay náhalatang pilit ng̃ amain ang malungkot na anyo ni Enchang at agad inusisa.

Ang kaniyang ale, sa katamisan ng̃ taglay na ugali, ay hindi ipinaglihim sa asawa ang boong nangyari sa pamangkin sampu ng̃ naging hangga ng̃ pakikipagusap sa panauhin nilang kaaalis pa lamang noou.

Ang amain ni Enchang na di naman lubhang sanáy sa ugali ng̃ mundo palibhasa'y walang dinaanang maligoy na buhay sa panahon, ay agad naakay ng̃ mabang̃is na *furias* at pagdaka'y nagalit, na ang kulang na lamang ay pabulusukin sa tampalasang kamay ang malaking poot, dang̃a't nahahadlang̃an ng̃ matatamis na payo ng̃ tapat na loob na asawa.

Katakottakot na paglait ang ibinulalas ng̃ bibig niyang nang̃ang̃alandakan, at noon di'y nayari ang masamang banta kay Celso na ipaghihintay ng̃ sawing pagkakataon upang masunod ang masamang bala.

Kinagabihan din ng̃ araw na yaon ay ipinagsabi sa kapatid na amá ni Enchang ang hinalang

sukab na pagibig ni Celso, ñguni't ang matanda na talagang may malawak na pagiisip at datihang tumanto ñg mñga bagay ñg mundo, ayon sa silò-silong buhay niya, ay sukat ang nagdamdam sa loob, at sa pamamagitan ñg mababait na salita ay pinanñgusapan ang anák; kinilala ang puso sa matuligsang pagsisiyasat at sa paraang ito'y parang hinalina ang loob ni Enchang sa matapat na pagpapahayag sa amá, at doon hinatulan nito, at pinagpayuhan ñg marapat na matuwid na nagsisipanuot sa lalong maliliit na ugat ñg puso ni Enchang na siyang nagpaanod ñg mapapait na luha sa mataos na pagsisisi, hanggang sa ipinañgako sa amá ang lubos niyang paglimot kay Celso.

Si Celso naman na pagpanaog na nang tanghaling yaon sa bahay ñg ale ni Enchang, ay nagugulumihanan ang puso at ang sarili niya ang binigyang sala sa di pagbibigay loob ñg pakikiayon sa hiling ñg ale, datapuwa't naaalaala naman na kung gayon ang ginawa niya, ay sapilitang magigipit sa pagpapatanghal ñg isang katotohanang hindi niya magagawa pagka't si Neneng ang nañguñguna sa loob na di mangyaring ihuli sa kaniyang pagmamahal, gayon ma'y ipinagdaramdam din kung mágunita ang mapapanglaw na titig ni Enchang na noo'y ipinabaon sa kaniyang pagalis, anopa't nagugulo ang loob sa habag at pinaninimdim ang huling mangyayari kay Enchang kung matanto ñg amain ang buong kalagayan nila. Sa nagdaramdam na puso ay walang ibang naka libang kundi ang gunitang magkikita rin sila at kaniyang ipahahayag ang naging dahilan ñg di

niya pan̄gan̄gako sa magiging wakas n̄g kanilang pagiibigan.

Natira sa gayon ang kaniyang loob at samantala'y dinalaw si Neneng nang kinágabihan, at sukat na ang maligayang mukha nito, na nakapawing lubos n̄g mg̃a damdaming madalas idulot n̄g gayong panahon.

Nang makaraan ang ilang araw na totoong pinakamimithi ni Celso na magkita sila ni Enchang, pagka't mula na nang linggong pinangyarihan n̄g pagkábunyag sa mg̃a magulang nito n̄g kanilang pagkakasundo ay di na siya nakatungtong na muli sa bahay ni na Enchang at bukod sa masamang bala n̄g amain na nabalitaan niya, ay malaki naman ang kaniyang pagkaumid sa amang tunay, palibhasa'y nagpatanaw sa kaniya n̄g matatamis na ugali, n̄guni't palaging hinahanap n̄g kaniyang loob ang dating matiwasay na sandali n̄g kanilang pagkakaniig, ay naisipan ang siya'y sumulat kay Enchang upang papanumbalikin ang mayamang paglasap nila n̄g hindi masayod na kaligayahang tinatamasa n̄g malihim nilang pagkakásundo.

Noon di'y sumulat at pagkatapos ay agad ipinadala sa pamamagitan ni Tetong na kaniyang kaibigan, at bagaman si Enchang ay ibig nang lumayo, ay tinanggap din, palibhasa'y di rin naman maiwaksing lubos ang pagibig niyang pinanggugulan n̄g di mamagkanong luha sa kinabuhusan n̄g lalong dalisay na pagmamahal.

o

o o

Ang di hinihintay ni Enchang na sulat ni Celso, dahil sa pagasa niyang dapat nang ilamig ng̃ loob sa pagibig, ang madalas niyang pagtanggi sa mapilit na hiling na sila'y magkausap, ay walang anoano'y dumating sa pamamagitan ng̃ isang tapat na katoto.

Sa kalakhan ng̃ naghaharing hinanakit sa loob ni Enchang, ay di na sana ibig tanggapin, ng̃uni't malaki rin naman ang kaniyang hinayang sa panahon na kailanma'y hindi malilimot at nakikintal sa kaniyang puso, bagay na umakit sa kaniyang sarili ng̃ pagtanggap sa sulat at inaakalang ito'y makapagbibigay lugod sa kaniyang pagdadalamhati, kaya't pinakabuting binasa ng̃ boong katahimikan ang ganitong mg̃a saad:

ECHANG ko'y huwag mong itanim sa loob
ang pinagbuhatan ng̃ kanitang lungkot
at sukat ang tuwang alay nang pagirog
ang sa ating puso'y laging makagamot.

Dinaramdam ko man ang gayong nangyari
sa piling ng̃ iyong minumutyang ale,
yao'y tinumbasan ng̃ dusang marami
at nang lumuluhang aking pagsisisi.

Di talagang tangka, Enchang niyaring buhay
ang gayong mapait na kinahinatnan,
ng̃uni't paanhin mo yaring katauhan
sinusupil noon ng̃ maraming bagay.

Una'y sa pang̃ambang tayo'y mapigipit
sa maikling taning na ikagigipit,
kaya ang sinabi'y "ang ating pagibig
di pa tinatangkang noo'y magkábigkis."

Malinis kong puso'y sukat ang ihayin
sa dilag mo't lubos na ikaw'y giliwin

saka sa panaho'y payapang tanghalin
sa gitna ng̃ puring minimithi natin.

At bukod sa rito, yaring kalagayan
nang̃ang̃ambang baka masawing magsaysay,
kaya't ikinanlong ang katotohanan
at inakala kong siyang karampatan.

Ng̃uni't nang mangyari ang pagkakagayon
ang salita ko'y di na naaring mahábol,
sukat anp nagsisi ang puso ko noon
at ang damdamin mo ang lumilinggatong.

Sinapantaha nang magiging dahilang
maputol ang ating tinatamong layaw
sa aba ko lang̃it at ang kinaratna'y
di na kita muling nagkasalitaan.

At mula na noo'y kusang napáilap
ang kalooban mong ako'y mákausap
¿Enchang ko'y paano? at ¿ano ang hagap
sa iyong paglayo? ¡Enchang ko'y paglubag!

Pawiin ang iyong hinampo sa akin
at ang naging sanhi'y yamang napaglining
tapunan ng̃ loob ang suyuan natin
at inaksaya tang araw sa paggiliw.

Gamitin ang dating matamis na asal
sa pinagisa ta't nasariling layaw,
at sa paraisong malayang kinamtan
saglit ma'y ihilig iyang pagninilay.

Hanggan dito. Enchang, at sa dalamhati
pagirog kong dati ang ibinabati,
at sa naging subiang ng̃ puso'y idampi
ang nagsinaya tang palad sa *sandali*.

CELSO.